# AMAURY





## o Pumapatay at Bumubuhay

HALAW NI G. CHANCO

UNANG BAHAGI

# AMAURY

o

## PUMAPATAY AT BUMUBUHAY

HANDOG:

Sa aking mga itinatanging kasama sa "Aklatang Bayan", na sina Engracio L. Valmonte at Antonio D. Paguia.

ANG HUMALAW.

# AMAURY

O

## PUMAPATAY AT BUMUBUHAY

halaw ni

**GERARDO CHANCO**
*(Manunulat sa "Ang Mithi" at Pangalawang Pangulo ng "Aklatang Bayan")*

**SA NOBELANG "AMAURY" NI ALEJANDRO DUMAS**

---

UNANG BAHAGI

---

PALIMBAGAN NI P. SAYO BALO NI SORIANO
BAHAY — MAYNILA —

TEL. 3099

**UNANG PAGKALIMBAG**
**6,000 sipi**

---

TUNDO, MAYNILA, S. P.
Abril, 1919.



# Mga Aklat ni Gerardo Chanco

¡DUWAG!—(Nobela: ubos na) 0.30

BAHAGHARI — (Babasahíng Bayan) 0.40

KALIHIM NG PUSO—(Sanggunian ng mga Bagungtao at Dalaga; Ubós na) 0.50

SA GITNA NG LUSAK—(Ikalawang Pagkalimbag; Dalawang Hati) 0.90

DAHIL SA PAGIBIG—(Dalawang Hati) 1.20

HULING ARAW NG ISANG BIBITAYIN—(Halaw sa Isang Aklat ni Victor Hugo) 0.90

ANG LALONG DAKILANG SANDALI—(Kalakip ng "Huling Araw ng Isang Bibitayin") 0.60

LANGIT NA MAULAP—(Unang Bahagi) 0.60

MAHIGIT SA GINTO—(Malapit nang maubos) 0.60

"HALINA SA PARIS"—(Kasaysayan ng isang Artista) 0.60

ANG BUHAY AY PAGIBIG—(Halaw sa "Vivir es Amar;" Katulong sa pagkasalin sa tagalog si Leonardo A. Dianzon sa "Ag Mithi"; Dalawang Bahagi) 1.20

SA HARAP NG KAMATAYAN—(Kailangang mabasa ng mga babaing pilipina) 0.60

SA LUPA'T SA LANGIT—(Hango sa "Aida") 0.40

---

PAUNAWA:—Ang mga aklat na ito, matangi yaong mga ubós na, ay ipinagbibili sa lahat ng libreria sa Maynila. Sa pakyawan o tingi ay maaaring makipagalam kay G. Chanco: Sa "El Ideal-Ag Mithi", Cosmopolitan Building; P. O. Box 600, at Telepono 975, Sta. Krus, Maynila.

# AMAURY

## I

SA pintuan ng̃ isang munting palasio sa daang Maturino ay lumabas ang isang binatang nakasakay sa isang makisig na kabayong ingles.

Tinutugtog noon ang ikasampung oras ng̃ umaga nang isa sa mg̃a unang araw ng̃ Mayo ng̃ taong 1838.

Pagkaraan ng̃ ilan pang sandali'y kasunod na lumabas sa pinto ring yaon ang isang utusang lalaki na nakasuot ng̃ payak na itim at nakasakay rin sa isang kabayong may mainam na tikas, ng̃uni't hindi lamang papantay sa kisig ng̃ hayop na kinasasakyan ng̃ binata.

Ang binata ay lumalakad marahil sa dalawampu't apat na taong gulang. Ang suot niyang damit ay hindi masagwa. Sa kanyang mg̃a kilos ay nakikilalang siya'y nagtataglay ng̃ mg̃a ugali ng̃ mahal na tao at sa kanmg̃a ugat ay nananalaytay ang dugo ng̃ matataas na lipi.

Marapat sabihin na ang tabas ng̃ kanyang mukha ay totoong nababagay sa kanyang tindig at kasuutan. May kahirapang makakita, kahi't sa guniguni man lamang, ng̃ isang mukhang kalugudlugod sa paniñgin, na gaya ng̃ sa binatang yaon, na napapalamutihan ng̃ maitim na buhok at ng̃ mg̃a patilyang itim din.

Siya'y nagng̃ang̃alang Amaury Leobilye.

Ang ng̃iting maminsanminsa'y sumusuñgaw sa kan-

yang mga pisngi, ay ngiti ng isang taong maligaya. Wari bagang ang damdamin ng kanyang kaluluwa ay kaalakbay ng ngiting sumisilip sa kanyang mga labi.

Nang umalis si Amaury sa kanyang bahay ay tumatakbo ng mahinang *trote* ang kabayo, at sa ganitong takbo'y nakarating siya sa bulebard. Nilagpasan niya ang daang Magdalena, at pagpasok sa nayong San Honorato ay nagtuloy sa daang Angulema. Pagdating niya rito'y pinahina pang lalo ang takbo ng kabayo. Ang kanyang paningin, na hanggang sa mga sandaling yao'y nagpapalipatlipat sa lahat ng dakong nadaraanan, ay ipinako sa isang gawi ng pook na kanyang pinagsasadya.

Ang nagiging sanhi ng di pagkurap ng kanyang mga mata, ay isang magandang palasiong nakatayo sa gitna ng isang liwasang natatamnan ng sarisaring halamang namumulaklak.

Pagdating ng kabayo sa tapat ng gusali, ay huminto; humintong mandi'y inutusan, palibhasa'y nakakahiratihan na ng hayop na yaon ang pagsasadya sa naturang pook. Nguni't ipinagpatuloy ni Amaury ang kanyang paglakad, bagama't maminsanminsa'y lumilingon at malimit tingnan ang kanyang orasan, na parang ibig niyang matanto kung hindi pa yaon ang karaniwang oras na dapat ikabukas ng pinto at mga bintana ng palasiong pagsasadyain.

Sa gayo'y minarapat ni Amaury na ubusin niya ang kanyang mga labis na oras sa bahay ni Lepage, at pagkaraan ng may animnapung minutong paglilibang doon, ay muli siyang sumakay sa kabayo at nagtungo naman sa "Gubat ng Bolonia."

Nang makarating sa Liwasang Madrid ay nakatagpo siya ng isang kaibigan. Siya'y binalitaan nito ng mga huling takbuhan ng kabayong idinaos at ang mga gagawin pa sa mga araw na susunod.

Nakaraan pa ang kalahating oras kay Amaury, sa gayong pakikipagusap niya sa kaibigan. Nang mabungad

silang dalawa sa pintuan ng̃ San Haime ay nakásalubong sila ng̃ isa pang kaibigan na kararating pa lamang buhat sa isang mahabang paglalakbay sa Silang̃anan. Isang oras ang naubos sa pagsasalaysay sa kanila ng̃ huling kaibigang nakatagpo, ng̃ tungkol sa mg̃a nakita nito sa ginawang paglalakbay sa Kairo at Konstantinopla.

Dinalaw na ng̃ pagkainip si Amaury. Siya'y nagpaalam sa dalawang kaibigan, at pagkasakay na pagkasakay sa kabayo ay nagpatakbo ng̃ pabalik sa daang Angulema.

Pagkatapat niya sa isang lugal na tinutumbok ng̃ Liwasang Eliseo ay huminto siya ng̃ ilang sandali. Tiningnan niya ang kanyang orasan na nagbabalitang noo'y malapit nang tumugtog ang unang oras ng̃ tanghali.

Bumaba siya sa kabayo at ito'y iniwan sa utusang kasunudsunod niya.

Naglakad siyang nagiisa hanggang sa makarating sa tapat ng̃ palasiong hinintuan niya kanina na may tatlong oras na ang nakararaan, at kapagkuwa'y kumatog.

Pawang ng̃iti, masasayang ng̃iti ang ipinasalubong sa kanya, maging ng̃ konserheng nagbukas ng̃ pintong bakal ng̃ palasio at maging ng̃ pang̃alawang kamarero na nakasalubong niya sa tanggapan ng̃ gusali, at gayon din ng̃ lahatlahat ng̃ utusang nakita niya sa magandang tahanang yaon.

At ang mg̃a ng̃iting yaon na ipinangbati sa kanya ay naghihiwatig na siya'y isa sa mg̃a taong itinuturing na kabilang sa mg̃a naninirahan sa palasio.

Kaya't nang itanong ni Amaury kung nasa bahay si Dr. Abrigny at kung maaari itong makausap, ay sinagot siya agad ng̃ alilang napagtanung̃an ng̃:

—Wala po, ginoong Konde, ng̃uni't sa loob ng̃ munting salon ay daratnan ninyo ang aking mg̃a pang̃inoong babae.

Umanyong magpauna ng̃ pagpasok ang utusan upang ipagbigaysabi sa kanyang mg̃a pang̃inoong babae ang pag-

dalaw ng̃ panauhin, ng̃uni't siya'y pinigil nito at pinagsabihang hindi na kailang̃ang ipatalastas pa ang kanyang pagdating.

At palibhasa'y dati nang tinutungtung̃an ni Amaury ang bahay na yaon, ay kung kaya't nakarating siya agad sa pintuan ng̃ munting salon na nang datnan niya'y nakabukas ng̃ bahagya.

Bago siya nagpatuloy ay ilang sandali munang ipinako niya ang kanyang ting̃in sa loob. Mandi'y ikinatigagal niya ang ilang bagay na namataan doon.

Dalawang dalagang kapwa may dilag na nakapang-aakit—ang isa'y magkakaroon kaipala ng̃ labingwalong taong gulang at dalawampu naman ang isa,—ang nagkakatapat halos ng̃ pagkakaupo at payapang nagsisipagburda. Samantala'y may isang inglesang nalilibang sa pagmamasid sa dalawang dalaga, anupa't napabayaan na tuloy ang pagbasa sa aklat na hawakhawak.

Ang isa sa dalawang binibining yaon—ang lumalakad marahil sa labingwalong taong gulang,—ay may mapulapulang buhok, maputla ng̃ kaunti ang balat, bughaw na lang̃it ang kulay ng̃ mg̃a mata at ang liig ay maliit at kahugis ng̃ sa ibong *sisne*; at ang isa naman—ang tumutungtong sa dalawampung taong gulang,—ay may maitim na buhok, hawas ang mukha, ang mg̃a mata'y nagniningníng, mapupula ang mg̃a labi, may masigla at maliksíng kilos, at saganangsagana sa buhay ang katawan.

Kasalukuyang nagbuburda sa bastidor ang dalawang dalaga, ng̃ isang tungkos ng̃ mg̃a bulaklak ng̃ lirio at hasinto, klabel at tulipan.

Pagkalipas ng̃ ilang sandali ng̃ piping pagmamasid ni Amaury, ay itinulak nito ang pintuan at tuluytuloy na pumasok.

Kapwa napaling̃on sa gawing pinto ang dalawang dalaga at magkasabay halos na napasigaw, na animo'y mg̃a ibong natutop ng̃ isang mamamaril. Kasunod ng̃ si-

gaw ang pamumula ng̃ pisng̃i ng una at ang bahagyang pamumutla ng̃ huli.

—Nakikita kong nakasama ang aking pagkapasok nang hindi muna ako nakapagpasabi—ang unang ipinahayag ng̃ binata habang lumalapit sa kinaduroonan ng̃ dalagang pinamulahan ng̃ pisng̃i, at di man lamang binati ang binibining kaharap nito at kaibigan din naman niya —nagulat ka tuloy, ¿ano, Magdalena?... Ipagpatawad mo ang bigla kong pagkapasok na mangyayaring ituring na isang kapang̃ahasan. Kungdang̃an kasi'y lagi kong naisasaloob na ako'y anakanakan pa rin ni gincong Abrigny at tang̃i sa rito'y hindi pa nagbabago ang aking palagay na ako'y kabilang pa rin sa mg̃a taong naninirahan sa bahay na ito.

—Hindi naman masama ang nagawa mo, Amaury— ang isinagot ni Magdalena.—Tang̃i sa rito'y inaakala kong kahi't inibig mong kumilos at gumawa ng̃ iba ay hindi mangyayari at hindi mo matututuhang gawin, sapagka't sa loob ng̃ ilang linggo ay hindi maaaring malimutan ang mg̃a pinagkaugalia't pinagkagawian sa loob ng̃ labingwalong taon... Ng̃uni't ¿bakit naman hindi mo kinikibo si Antonia?

Saka pa lamang maliksing lumapit si Amaury sa dalagang tinukoy; kinamayan ito at binating may kasabay na ng̃iti:

—Patawarin ninyo ako, butihing Antonia. Minarapat kong huming̃i ng̃ pagpapaumanhin muna kay Magdalena, sapagka't narinig ko ang kanyang sigaw sa pagkabigla sa walang pasapasabing pagkapasok ko, dahil dito'y kung kaya't siya na ng̃a ang aking unang nilapitan.

Pagkatapos ay niliñgon ang inglesa at ito'y binati.

—Magandang tanghali po, aling Braun.

Nang kamayan ni Amaury si Antonia ay napang̃iti ito ng̃ isang ng̃iting may hapis sa dahilang napaghuluhulo ni Antonia na siya ma'y napatili rin nang puma-

sok si Amaury, nguni't hindi pala nakarating sa mğa pangdinig nito ang kanyang mataginting na tinig, kundi ang sigaw lamang ni Magdalena.

Ang inglesa, na siyang *aya* ng dalawang binibini, ay waring walang napansing anuman, o kung sakali ma't may napuna ay hindi na kumibo at nagpahalata, sapagka't di na niya inibig na matarok pa ang lalim at lihim ng mğa bagay, kaya't...

—Wala po kayong dapat alalahanin, ginoong Konde—ang tanging isinagot ng aya;—inaakala kong makabubuti pa nğa kay Magdalena kung maging malimit ang pangyayaring tulad ng ginawa ninyo nğayon, upang sa ganito'y malunasan ang nagpapahirap sa kanyang sakit na nerbios.

Sa maaliwalas na mukha ni Amaury ay isang titig na puspos ng paggiliw ang ipinako ni Magdalena at titig na mandi'y nagsasabi ng:

—Labis mo nang nalalaman, Amaury, kung sino ang lamán ng aking pagiisip kung ganitong ako'y natitigilan; ¿hindi ba, irog?

Di sinasadya'y nakita ni Antonia ang ganitong makahulugang pagkatitig ng kanyang pinsan kay Amaury. Ilang sandaling siya'y napatigagal; nguni't nang mayari sa isip na ihinto muna ang kanyang pagbuburda, ay dalidaling tumayo, lumapit sa piano at tinugtog ng hindi kaharap ang papel, ang isang "fantasia" ni Thallerg.

—Isang kahirapang nakapanglulumo, Magdalena, ang tayo'y hindi magkita ng malaya at magsarili sa tuwing hapon. ¿Inaakala mo bang ang nangyayaring ito'y likha lamang ng pagkakataon o sapagka't talagang gayon ang iniibig na mangyari ng iyong amá?

—Aywan ko nğa ba, Amaury—ang may lumbay na isinagot ni Magdalena.—Ang tanging masasabi ko'y di-naramdam ko ring tulad ng pagdaramdam mo ang ganitong nangyayari sa atin. Noong tayo'y may layang magkita sa lahat ng sandali ay hindi natin natutuhang

pahalagahan ang ating kaluwalhatian. Tunay nga naman yaong sabing nagiging kanaisnais na lalo ang liwanag ng araw kung sakali't nasa lilim ang isang nangangailangan ng liwanag...

—¿Hindi ba maaaring sabihin mo kay Antonia na siya'y makagagawâ sa atin ng isang malaking kabutihan kung sakali't mailayo niya rito ng ilang saglit lamang si aling Braun? Inaakala kong kung kaya namamalagi ang matandang ito sa inyong tabi ay sapagka't napagkakagawian na lamang niya, at hindi dahil sa isang pagiingat at pagtatanod sa inyo, palibhasa'y ipinalalagay kong siya'y hindi naman tumatanggap ng habilin sa iyong amá na kayo'y bantayan.

—Hindi lamang sumasaisip ko kundi binalak na ring isagawa ang bagay na iyan, Amaury; nguni't hangga ngayo'y hindi ko pa malaman kung ano ang sanhing nakapipigil sa akin tuwing tatangkain kong tupdin na ang panukalang iyan. Kailanma't bubuksan ko ang aking bibig upang banggitin kita kay Antonia, ay para bagang nakararamdam ako na may isang kamay na sumasakal sa aking lalamunan. Kung sa bagay ay hindi nalilihim sa kanya na, ikaw, Amaury, ay iniibig ko...

—Nalalaman ko na, Magdalena, ang bagay na iyan nguni't kailangan kong ang pagibig mo sa akin ay ipahayag mo ng malakas. Sa ganang akin, Magdalena, ay walang kaligayahang hihigit pa sa kaligayahang nilalasap ko kung ikaw ay aking namamalas... Matataya mo na, kung gayon, ang aking pagdurusa sa gitna ng ganitong mga sandali na ako'y nawawalan ng laya upang maipahayag sa iyo ang mga banal na damdamin ng aking puso...

Sa gayo'y nagtindig si Magdalena at nakangiting nagwika:

—Amaury, ¿ibig mo ba akong tulungang manguha sa hardin ng ilang bulaklak? Ako'y nangangailangan ngayon ng mga sariwang bulaklak upang gawing huwaran sapagka't ang pinamupol ko kahapon ay pawang lanta na

Pagkarinig ni Antonia sa sinabing ito ng̃ kanyang pinsan ay iniwan ang pagtugtog ng̃ piano. At pagkatapos na mahagisan si Magdalena ng isang tinging natanto na nito ang kahulugan, ay masiglang sumagot:

—Hindi ka muna dapat manaog ng̃ bahay, Magdalena, sapagka't makasasama sa iyo ang malamig na hanging humihihip ng̃ayon. Ako na ang paparoon. Makikita mo't pagkagagandang tungkos ng̃ mg̃a bulaklak ang iuuwi ko sa iyo... Aling Braun, mangyari po lamang na dalhin ninyo sa akin doon sa halamanan ang tungkos ng̃ mg̃a bulaklak na nakalagay sa isang *harong* hapon na nakapatong sa ibabaw ng̃ mesitang nasa silid ni Magdalena. Ang tungkos na gagawin ko'y kailang̃ang mapatulad sa tungkos ng̃ mg̃a bulaklak na aking hahalinhan.

At nagtung̃o na sa halamanan si Antonia. Samantala nama'y tinupad noon din ni aling Braun ang inihabilin sa kanya ng̃ pinsan ni Magdalena.

Sinundan ng̃ ting̃in ni Amaury ang paglayo ng̃ dalawa, at nang sila ni Magdalena'y napagisa na sa tanggapan, ay hinawakan ng̃ binata ang kamay ng̃ kanyang giliw, at puspos ng̃ pagirog na nagwika:

—Kahi't sumandali lamang ay napagisa rin tayo. ¡Samantalahin natin, Magdalena, ang pagkakataong ito!... Magdalena, tingnan mo ako; ititig mo sa akin ang iyong mg̃a mata... Upang sabihin ko sa iyo ang totoo, magmula nang aking mapuna na malaki na ang ipinagbabago ng̃ pagpapalagay sa akin ng̃ iyong amá, ay nagkaroon na ako ng̃ pagaalinlang̃an sa lahat... Kaya't ng̃ayo'y nais kong sabihin mo sa akin na ako'y iniibig mo. Sa ganang akin, ay labis mo nang talastas na ikaw ay iniibig ko't pinipintuho ng̃ buong kalulwa...

Siyang̃a, Amaury, nalalaman ko— ang isinagot ng̃ dalaga na may kasabay na isang buntunghining̃a na nagpapahayag ng̃ kagalakang pumapahid sa dalamhati ng̃ isang pusong nagdurusa.—Tang̃ing ang pagsinta mo lamang, Amaury, ang nagbibigay pa ng̃ buhay sa akin sa

gitna ng ganitong kapalaran ko na lubhang kahapishapis Totoong nakapagtataka ang nangyayari sa akin, Amaury. Kung ganitong ikaw'y nasa aking piling, ay nakahihinga ako ng maluwag at ako'y nakararamdam ng sigla at lakas. Kung hindi ka pa dumarating at kung ikaw nama'y nakaalis na, ay nararamdaman ko rin na nagiging kainipinip ang mga araw na hindi mo idinadalaw rito, ang mga sandaling hindi ko ikinamamalas sa iyo, magbuhat nang ikaw ay mapalayo sa aming piling at umalis dito sa bahay... ¿Kailan kaya ako magkakaroon ng karapatan na huwag nang mapawalay pa sa iyo: ikaw na siyang buhay ng aking buhay at mutya ng aking puso?

—Magdalena, dinggin mo itong sasabihin ko ngayon. Mangyari na ang mangyayari, ay padadalhan ko ng sulat ang iyong ama: makikipaglinaw na ako sa kanya sa gabing ito. Mangyari na nga ang mangyayari...

—Nguni't, ¿ano pa ba ang mangyayari—ang sambot ni Magdalena,—kundi ang mauwi sa isang matamis na katotohanan ang malaon nang pangarap nating dalawa sa habang buhay? Magbuhat nang tumungtong ka sa dalawampung taong gulang at ako nama'y sa labingwalo, ¿ay hindi ba ipinalalagay ng bawa t isa sa atin na ikaw ay para sa akin lamang at ako nama'y tanging buong-buong ukol lamang sa iyo? Ang mabuti nga'y sulatan mo na ang aking ama. Huwag kang magalala, Amaury, huwag kang mangamba, sapagka't inaasahan kong hindi naman siya hahadlang sa ating ninanais na mangyari. Hindi niya ipagkakait ang bagay na hihingin natin sa kanya sa pamamagitan ng pakiusap.

—Nais ko sanang ako'y mapatulad sa iyo, Magdalena, na buungbuong taglay sa dibdib ang matamis na pagasa... Subali't sa kasawiangpalad ay may ilang linggo nang napapansin kong malaki na ang ipinagbago ng pagpapalagay sa akin ng iyong ama. Sa kabila ng labingwalóng taong singkad na ako'y maituring na tulad sa kanyang sariling anak, ay isang ibang tao na lamang ang pagpapalagay niya sa akin ngayon. Nahaha-

lata kong sa likod ng̃ mahabang panahon na ako'y makapamuhay sa piling mong paris ng̃ isang tunay na kapatid, ng̃ayo'y ikinagigitla mo, napapasigaw ka at nagiging sanhi ng̃ iyong pagkabigla, kung ako'y iyong nakikita...

—Ang pagkasigaw ko, Amaury, ay bung̃a ng̃ aking malabis na katuwaan. Kailan ma'y hindi ko ikinamamangha ang iyong pagdating, yamang sa tuwituwina'y hinihintay ko't pinananabikan ang pagdalaw mo sa akin at ang ating pagkikita. Dahil sa kahinaan ng̃ katawan ko ng̃ayon at sa aking pagkanerbiosa, ay kung kaya't kahi't napakaliit na pangyayaring nagdaraan sa akin, ay lumilikha sa kaluluwa ko ng̃ isang damdaming di pangkaraniwan. Datapwa't hindi mo dapat pagkaba'ahan, Amaury, ang bagay na ito. Magsanay ka ng̃ pagpapalagay sa aking gaya ng̃ pagpapalagay na ating ginagawa noong mg̃a nakaraang araw sa kahabaghabag na damóng makahiya na pinasasakitan natin ng̃ dahil na dahil lamang sa ating paglilibang at pagkakatuwa; anupa't nalilímutan natin na ang makahiyang yao'y may buhay ring katulad ng̃ ating buhay at kaipala'y lubos nating pinasasakitan sa ginagawa nating pagsalangsalang sa kanyang mg̃a dahon... Dapat mong malaman na ako ng̃ayon, Amaury, ay isa ring damong makahiyang kaparis ng̃ binabanggit ko... Kung ikaw'y namamalas ko ay nakararamdam ako ng̃ isang kasyahangloob, na kawang̃is ng̃ nilalasap ko noong ako'y isa pa lamang batang munti at bagong nagkakaisip at nasa kandung̃an ng̃ aking ina. May palagay ako na magbuhat nang ang aking ina'y bawian ng̃ Dios ng̃ kanyang hiram na buhay, ay ikáw ang hinirang ng̃ tadhana upang maging kahalili niya sa pagting̃in at pagmamahal at pagkandili sa akin Utang ko sa aking ina ang pagsilang ko sa maliwanag; sa iyo nama'y ang aking pananatiling buháy pa sa ibabaw ng̃ lupa. Siya rin ang pinagkakautang̃an ko ng̃ aking pagkakilala sa ilaw ng̃ kabuhayan; ikaw naman ang nagpakita sa akin ng̃ ilaw ng̃ kalulwa... Amaury, upang ang

buhay ko'y maging sariwang lagi at mapasakamay mo sa habang panahon, ay huwag mo sanang iwawalay sa akin ang iyong mğa mata: pagmalasin at titigan mo akong palagi...

—¡Oh, siya ñgang dapat mangyari ang gayon, Magdalena, sa lahat ng sandali, sa habang panahon!—ang isinagot ni Amaury na inaapawan sa puso ng walang kawangis na pagirog, saka sinabayan ng ilang matunog at maapoy na halik sa kamay ng kanyang giliw.—Magdalena, iniibig kita; iniibig ñga kita, Magdalena, at ang pagibig ko sa iyo'y walang kupas, panghabang buhay, walang kawangis...

Nang maramdaman ni Magdalena na dumadarang sa kanyang puso ang apoy ng mğa halik ni Amaury, ay nanğinğinig na tumayo at pabulalas na nasabing kasabay ng pagtutop sa kanyang dibdib:

—¡Aba! Huwag ka sanang magkaganyan, Amaury. Ang tinig mong pinatatamis ng pagirog ay nakalilito sa akin; ang mğa labi mo'y totoong nakasasalab sa aking kalulwa. Magpakundangan ka sana sa kalagayan ko... Alalahanin mo, Amaury, yaong kahabaghabag na makahiya... Kahapon na tinangka kong makitang muli ang damong ito, ay natagpuan kong tikom ang mğa dahon, lantang-lanta ang mğa sanğa, unsiyami't pinanawan na ng buhay...

—Susundin ko, Magdalena, ang atas ng kalooban mo. Umupo ka at bayaan mong ako'y umupo rin sa likmuang ito, sa iyong paanan... Kung lubhang nakapagpa atahip sa dibdib mo ang aking pagsuyo, ay makikipagusap na lamang muna ako sa iyo ñgayong tulad sa isang kapatid... ¡Oh, salamat, Dios ko!... Ang mğa pisnği mo, Magdalena, 'ay pinagsasaulan na ñgayon ng katutubo niyang kulay na mapulapula. Ganap nang napahid sa mukha mo ang pamumutla na aking namalas nang ako'y pumasok kanina. Ayon sa tingin ko ñgayon sa iyo, Magdalena, ay mabuti nang di hamak sa dati

ang kalagayan mo: nakararamdam ka na ng̃ kaunting ginhawa. ¡Magaling ka na ng̃ayon, kapatid ko!..

Kusang sumandig si Magdalena sa kanyang luklukan, inihilig ang mukhang natatakpan ng̃ kanyang malagong buhok na dumadampi ng̃ bahagya sa noo ni Amaury.

Ang mg̃a piping pang̃ung̃usap ng̃ dalawang magkasi ay magkasamang tinang̃ay ng̃ hang̃in.

—Totoo ng̃a, Amaury, totoo ng̃a ang sinasabi mo—ang kapagkuwa'y ipinakli ng̃ dalaga.—Kung ganitong ako'y nasa piling at nasa harap mo, at kung ganitong ako'y pinagpapakuan ng̃ iyong titig, ay namumutla ng̃a ako at nakararamdam ng̃ isang malaking pagkahiya... Ikaw, sa ganang akin, ay siyang araw sa mg̃a bulaklak...

—¡Oh, anong galak, anong luwalhati ang tinatamasa ko, Magdalena, kung ganitong nadurugtung̃an ko pa'a ang buhay mo, sa bisa ng̃ aking mg̃a titig, at napasisigla ko pala ang kaluiwa mo sa pamamagitan ng̃ ilang pang̃ung̃usap na nagmumula sa kaibuturan ng̃ aking puso! ¡Talagang ikaw ay iniibig ko, Magdalena! ¡Sadyang ikaw ang mutya at luwalhati ng̃ aking buhay!

Ilang sandaling naghari ang ganap na katahimikan. Ilang sandaling hindi nagkakibuan ang magsinggiliw.

Walang anuano'y nakarinig ang dalawa ng̃ isang munting kaluskos. Itinaas ni Magdalena ang kanyang paning̃in. Si Amaury ay luming̃on naman. Kapwa nila nakita si ginoong Abrigny na sa kanilang dalawa napapako ang mg̃a matá, at sa mukha'y kinababasahan ng̃ isang damdaming binabalisa ng̃ isang lihim na pagkamuhi..

—¡Ang amá ko!—ang pabulalas na nasabi ni Magdalena at napasandal ng̃ dî sinasadya sa kanyang likmuan.

—¡Ang minamahal kong tutor!—ang nawika naman ni Amaury na sabay tindig upang magbba-igaygalang, gama't sa kanyang mukha'y nababakas pa ang pagkabiglang naghari sa kanyang dibdib.

Hindi nailihim ng binata ang kanyang pagkabalisa. Si ginoong Abrigny, bago nagsalita at sumagot sa mga bating iniukol sa kanya ng dalawa, ay nagalis muna ng guwantes sa kamay, ipinatong ang sombrero sa isang silya, at saka mabalasik na nagpahayag:

—¡Naririto ka na naman pala, Amaury!.. Inaasahan kong ikaw ay magiging isang dakilang diplomátiko kung magpapatuloy ka ng pagaaral ng pulítika sa harap ng mga naglalakihang salamin at kung ganyang pinaglilimi mong maigi ang mga pangangailangan at kapakanan ng bayan, sa pamamagitan ng panunuod sa pagbuburda ng mga dalaga!... Sa ganyang hakbang, ay hindi ka matatagalan sa iyong pagka-agregado lamang, kundi sa madaling panaho'y di malayong ihalal kang Unang Kalihim sa Londres o sa San Petersburgo (*), kung ganyang ikaw ay agpapakalulong ng pagsuri sa karunungan nina Talleyrand at Matternich, sa pagsama at paglagay sa piling ng isang kolehiala.

—Ginoong Abrigny—ang isinagot ni Amaury sa isang hawig ng pangungusap na nagpapahiwatig ng isang damdaming nagaalab sa pagibig anák at ng karangalang inaaglahi.—Sa harap ng inyong mga paningin kaipala'y lumalabas na nagpapabaya ako ng kaunti sa pagaaral ng mga karunungang minamarapat ninyong matutuhang ko; nguni't maaari kong sabihin sa inyo na ang ganyang pagpapabaya na ibinubuhat ninyo sa akin, kailanma'y hindi naibintang sa akin ng Ministro, sapagka't ang totoo, kahapon lamang at samantalang binabasa niya ang gawain o salaysay na inihabilin niya sa akin...

—¡Uy!... ¿Samakatwid pala'y napaghabilinan ka na ng Ministro na sumulat ng isang salaysay?... ¿At tungkol sa anong bagay ang inihabilin sa iyo? Tingnan ko nga lamang... ¿Tungkol ba sa pagtatayo ng isang *Jockey Club?*

---

(*) *Pangulong bayan o siudad ng Rusia, na ngayo'y tinatawag na Petrograd o Petrogrado.*—**P. ng H.**

¿Tungkol ba sa mg̃a simulain ng̃ boksing o esgrima? ¿Tungkol ba sa mg̃a tuntunin o patakaran ng̃ *sport* o kaya'y ng̃ *steeple chase?* Kung hinggil ng̃a lamang sa mg̃a bagay na ito, ay hindi n̈a kailang̃ang ipagtanong pa kung bakit ganyan na ang galak at kasyahangloob na nakikita ko sa iyo.

—Ng̃uni't minamahal kong tutor—ang isinagot ni Amaury na di napigil ang ng̃iting sumung̃aw sa kanyang mg̃a labi.—Kailang̃ang ipaalala ko sa inyo na ang lahat niyang mg̃a karunung̃ang hindi gaanong mahalaga na binabanggit at pinapansin ninyo ng̃ayon sa akin, ay pawang natutuhan ko sa ilalim ng̃ inyong pagpapalaki at pagting̃in sa aking tulad sa isang tunay na anak. Palagi ninyong nasasabi sa akin, na ang pang̃ang̃abayo at ang esgrima, sa piling ng̃ pagkabatid na magsalita at sumulat ng̃ ilang wika ng̃ ibang bansa, ay siyang bumubuo sa karunung̃an at pinagaralang dapat taglayin ng̃ isang mahal na tao sa panahong ito.

—Gayon ng̃a, at hindi ko naman tinatalikuran ang ganyang sinabi ko—ang itinugon ni ginoong Abrigny,—kung saka'i't ang mg̃a bagay na iyan ay itinuturing na panglibang lamang sa gitna ng̃ mg̃a gawaing maselang at mabigat at nakapagpapaputok ng̃ bung̃o; datapwa't hindi, kung sakali't ginagamit na isang sangkalan o kakasangkapan lamang upang makapagparaan ng̃ panahon. Ipinalalagay kong ikaw, Amaury, ang sagisag o buháy na larawan ng̃ mg̃a lalaki sa panahong ito, na nagsasaloob na daladala sa kanilang ulo ang tinatawag na *ciencia infusa*; na nagaakalang sa pamamagitan ng̃ pagpapalumagak ng̃ isang oras sa umaga sa Kapulung̃an, ng̃ isa pang oras sa Sorbona sa hapon, at isa pa ring oras naman sa gabi sa loob ng̃ dulaan, ay nagpapalagay ng̃ang may sapat nang matwid at karapatan upang sila'y ituring na makapagpapakulimlim at makapagpapalaho sa kaningning̃an ni Mirabeau, ni Cuvier, at ni Geoffroy... ¿Samákatwid pala'y pinuri at binati ka kahapon ng̃ Ministro?... ¡Binabati rin naman kita!... Ganyan ng̃a, mamu-

hay ka sa gitna ng̃ mg̃a pagasang puspos ng̃ luwalhati, masarapin mo 'ang mg̃a papuring labis sa katotohanan, at makikita mong pagsapit ng̃ panahon ay pagtataksilan ka ng̃ iyong palad... Pagtataksilan ka ng̃a ng̃ iyong palad, sapagka't sa gulang mong 23 taon, sa ilalim ng̃ pagakay at pagkandili at pamamatnugot ng̃ isang tutor na walang kasingbuti, ay naging graduado ka sa pagka-*doctor en derecho, bachiller en letras,* at agregado pa sa *embajada;* sapagka't nakaanib ka ng̃ dun ado sa mg̃a pagdiriwang sa palasio; sapagka't ipinang̃ako sa iyong ikaw ay kakabitan ng̃ krus ng̃ *Legion de Honor,* gaya rin naman ng̃ pang̃ako sa marami riyang hangga ng̃ayo'y hindi pa tumatanggap at parapa ang napapako lamang, sapagka't dahil ng̃a sa mg̃a bagay at pangyayaring ito ay inaakala mong nagawa mo na ang lahat ng̃ dapat mong gawin at ang iba pang natitira sa huli'y kusa nang idudulot sa iyo ng̃ kapalaran... Anupa't sa pagkakita't pagkakilala ko sa iyo ng̃ayon, ay ganito ang matwid na pinamamantung̃anan ng̃ kabuhayan mo: "Ako ay mayaman, kung kaya't ako'y may karapatang maging walang halaga". At dahil sa ganitong pananalig ay kaya't nagiging isang título ng̃ pagkatamad at bulakbol ang título ng̃ iyong pagkamahal na tao...

—¡Ama ko!—ang biglang isinambot ni Magdalena na pinaghaharian ng̃ mabibigat na panimdim sa harap ng̃ gayong masasakit na salitang binitiwan ni ginoong Abrigny.

—¿Bakit ba naman kayo ganyang kung anuano ang sinasabi? Kailan ma'y hindi ko kayo nakita ni narinig na nakipagusap at nagpalagay kay Amaury ng̃ ganyan, kundi ng̃ayon lamang.

—¡Ginoong Abrigny!—ang tang̃ing nasabi ng̃ binata bilang tutol sa gayong di inaantay niyang pagtuya at paghamak sa kanya ng̃ ama ni Magdalena.

—¿Ano yaon?—ang sagot ni Dr. Abrigny sa isang hawig na bagama't mahinahon na ng̃ kaunti'y lalo namang nakauuyam.—¿Nakasusugat ba sa iyo ang aking mg̃a pasaring sapagka't totoong lahat ang sinasabi ko?

Walang marapat sa iyo kundi ang ikaw ay mahirati at magpatuloy sa ganyang kabuhayan, o dili kaya'y putlin mo na ang pakikipagusap at pakikipagpalagayan sa isang tutor na bugnot at bihirang masiyahan. Hindi matatagala't darating ang araw ng̃ lubusang ikawawalay mo sa ilalim ng̃ aking pagaaruga...

Dumaramdam ng̃ lalong kasiglahan sa pagsasalita si Dr. Abrigny. Habang siya'y nagpapahayag ng̃ gayong matatalim na katagâ ay nagpapalakadlakad sa loob ng̃ silid. Sa kanyang mukha'y nahahalata ang isang malaking pagkabalisa. Isang tiñgin ma'y hindi niya hinahagisan ang kanyang anak na nang mg̃a sandaling yao'y nanğinğinig. Hindi rin niya sinusulyapan man lamang si Amaury na nakatayong nakikinig sa lahat ng̃ kanyang ipinahahayag.

—¿Hindi mo pa ba nawawatasan, Amaury?—ang tanong pa ng̃ Doktor na huminto sa kanyang pagyayao't dito, at hinarap ang dalawa.—¿Hindi mo pa ba nauunawaan kung bakit ipinamamanhik ko sa iyong huwag ka nang mamalagi pa ng̃ mahabang panahon dito sa bahay?... Sapagka't hindi tumpak na ang isang binatang maysalapi at angkan ng̃ mg̃a mahal na tao ay magaksaya ng̃ panahon sa tabi lamang ng̃ mg̃a dalaga; sapagka't ang isang bagay o pangyayaring pangkaraniwan sa isang taong lumalakad sa labingdalawang taong gulang ay nagiging katawatawa na pagsapit sa dalawampu't tatlo, at sapagka't kung pagtutuusi'y di malayong makapinsala sa aking anak—kay Magdalena—iyang mg̃a pagdalawdalaw mo ritong nagiging malimit nang totoo...

—¡Ginoong Abrigny!... ¡Dr. Abrigny!—ang pabulalas na nawika ng̃ binata.—Magdalanghabag po kayo kay Magdalena na inyong anak... ¿Hindi ba ninyo nalalaman at namamalas na kayo na ring ang pumapatay kay Magdalena sa ganyang pagpapala ay ninyo sa akin?

At siyang totoo. Si Magdalena'y napalugmok sa silyang kinasasandigan niya at mahabang sandaling hindi kumilos at namutlang gayon na lamang.

—¡Oh, anak ko!—ang pasigaw na nasabi ni Dr. Abrigny at sumaklolo sa kanyang anak.—¡Ah, ikaw, Amaury, ang siyang pumapatay sa anak ko! ..

At kinupkop ni Dr. Abrigny si Magdalena at ito'y dinala sa loob ng̃ katabing silid.

Si Amaury ay nagtangkang sumunod.

—¡Huwag kang pumasok!—ang makapangyarihang sinabi ng̃ Doktor sa binata at sinabayan ng̃ tayo sa pinto ng̃ tanggapan.

—Nagkakailang̃an po ng̃ aking saklolo si Magdalena.

—¿At bakit, hindi ba't ako'y mediko?

—Ipagpatawad po ninyo, Ginoo... Ang akala ko po'y... Ayoko pong umalis nang hindi ko muna nalalaman kung...

—Salamat sa iyong pagaalala. Itahimik mo na ang iyong loob... Áko'y naririto upang sumaklolo sa kanya kaya't maaari ka nang makalakad kung kailan mo ibig.

—Kung gayo'y paalam na po, at hanggang sa muli.

—¡Adiyos!—ang sabi ng̃ Doktor at pinabaunan ang binata ng̃ isang matulis na ting̃in.

Pagkatapos ay itinulak ni Abrigny ang pinto na muli namang napinid agad.

Si Amaury ay parang ipinako sa lugal na kanyang kinatatayuan. Siya'y hindi kumikilos at anyong nawalan ng̃ ulirat.

Mapamayamaya'y narinig ang tugtog ng̃ isang munting kampanilya, na nagsasabing tinatawag ang utusang babae sa bahay na yaon. Noon din halos ay pumasok si Antonia na kasunod ni aling Braun.

—¡Dios ko!—ang pagulilat na nawika ni Antonia.—¿Ano ang nangyayari sa inyo, ginoong Amaury, at kayo'y namumutla? ¿At si Magdalena, saan po siya naroon?

—¡Nasa kanyang hihigan!... Maysakit... ¡Át malubhang malubha!—ang putulputol na naisagot ng̃ binata.—Pumasok kayo't nang inyong makita. Masok kayo, aling Braun, at kayo'y kinakailang̃an sa loob.

Ang utusang babae ay patakbong pumasok noon din

sa silid na itinuro sa kanya ng̃ daliri ni Amaury. Kapagkuwa'y itinanong ni Antonia ang sumusunod:

—¿At kayo po, ginoong Amaury, bakit hindi kayo magtuloy?

—Sapagka't ako po'y pinagsarhan ng̃ pinto at ipinagtatabuyan pa sa bahay na ito...

—¿At sino ang nagtataboy sa inyo?

—¡Ang ama po ni Magdalena!...

At pagkatapos na makuha ni Amaury ang kanyang sombrero at mg̃a guwantes, ay pasugod na umalis sa palasio ni Dr. Abrigny, na kawang̃is ng̃ isang nasisiraan ng̃ bait.

## II

NANG dumating si Amaury sa kanyang bahay ay may dinatnan siyang isang kaibigang matagal nang nagaantay sa kanya. Yao'y isang batangbatang abogado na malaong naging kasakásama niya: nang una'y sa Kolehio ng Sta. Bárbara at sa dakong huli'y sa *Escuela de Derecho*.

Nagkakahabulan lamang halos sila ng gulang ni Amaury Siya'y may kabuhayang mariwasa: ang kanyang mga paupahang bahay at iba'pang ariarian ay nagdudulot sa kanya ng isang kitang humigitkumulang sa limampung libong pranko sa isang taón; nguni't hindi nga lamang siya katulad ni Amaury, na nagbuhat sa mataas na lipi.

Ang kaibigang yao'y nagngangalang Felipe Aubray.

Sa pamamagitan ng utusang katiwala ni Amaury ay napagtalastas nitong siya ay may panauhin. Ang unang panukalang binalangkas sa isip ni Amaury ay ang tuluyang masok sa kanyang silid at maghintay si Felipe hanggang sa ito'y kusa nang umalis sakaling mainip ó mayamot na sa pagaantay. Nguni't si Felipe ay isang kaibigan niyang matalik, kaya't hindi itinuloy ang kanyang unang balak. Sa kanyang tanggapan siya nasok, na pinaghihintayan ng kanyang kaibigan, ayon sa patalastas na tinanggap niya sa utusan.

—¡Salamat sa Dios!—ang natutuwang nasabi ng panauhin pagkakita kay Amaury.—Alamin mo, kaibigan, na may isang oras nang ako'y naghihintay dito. Kung di lamang sapagka't ako'y may isang mahalagang tulong

na ipamamanhik sa iyong ipagkaloob sa akin, sana'y ipinagpaibang araw ko na ang pagparito at pagaantay sa iyo.

—Kung sa bagay ay talastas mo na, Felipe—ang isinagot ni Amaury,—na ikaw ang itinuturing kong piuakamabuti sa lahat ng̃ aking kaibigan. Dahil dito'y inaasahan kong hindi mo naman ipagdaramdam ang ng̃ayo'y itatanong ko sa iyo. ¿May utang ka ba sa sugal, na kailang̃ang pagbayaran ng̃ayon din, o ikaw ay makikipagdesapio? Ang dalawang bagay na ito lamang ang tang̃ing hindi maaaring ipagpaliban, alinsunod sa akins pagaakala. ¿Kailang̃an ng̃a bang magbayad ka ng̃ayon o makikipagpatayan ka bukas? Kung alin man sa dalawang ito ang tulong na hihing̃in mo sa akin, ay alam mo na: mapagpapasyahan mong lubos ang aking bulsa at ang aking pagkalalakí.

—Isa man sa mg̃a tinuring̃an mo'y hindi ko kinakailang̃an—ang isinagot ni Felipe.—Ako'y naparito upang ibalita sa iyo ang isang bagay na totoong mahalaga, ng̃uni't hindi naman madalian...

—Nararapat kong sabihin sa iyo ng̃ tapatan, kung gayon, na sa mg̃a sandaling ito'y hindi nahahanda ang aking loob upang makinig sa iyong mg̃a sasabihin kahi't na minamahalagá ko ang lahat ng̃ bagay na nauukol at may kinalaman sa iyo.

—Kung gayo'y ipahintulot mo naman sa akin, kaibigang Amaury, na ako ang makapaghandog sa iyo ng̃ aking tulong.

—Sa kasawiangpalad ko'y hindi mo ako matutulung̃an ng̃ gayungayon amang, katotong Felipe. Ang tang̃ing magagawa mo aly ang ipagpaliban na, pagkaraan ng̃ dalawa o tatlong araw, ang mga bagay na ipagtatapat mo ng̃ayon sa akin. Kailang̃ang ako'y mapagisa...

—¿Mangyayari kyang magkatotoo ang sabi mo, kaibigang Amaury, na ikaw ay hindi maging maligaya ikaw, Amaury, na may isang apelyidong marilag at may

isang pagaaring wala nang sukat ikapanaghili sa lalong mayayaman sa Pransia? ¿Maaari bang maging sawingpalad ang isang Konde Leobilye na may isang daang libong praukong kinikita sa tauntaon? Ipinagtatapat ko na kundi lamang sa bibig mo na rin naririnig ko ang ganyang mĝa pañguñgusap, ay hindi pa ako maniniwalang lubos sa iyong mĝa sinasabi.

—Subali't gayon ñgang talaga, kaibigan; ñgayo'y kapuspalad, napakasawi ang palad ko! At dahil dito'y ipinalalagay ko na kung sakali't ang ating mĝa kaibiga'y dumaramdam at dumaraing nĝ isang sakuna o kasawian ay nararapat ang sila'y pabayaan nating mapagisa. Kung hindi mo pa mawatasan ang sinasabi kong ito sa iyo, Felipe, ay sapagka't kaipala'y hindi ka pa dumaranas kailan man nĝ anumang pagkasawi.

—Yamang siya mong ninanais at hinihiling, ay gayon naman ang gagawin ko, katotong Amaury, kahi't na labanglaban sa aking loob. ¿Ibig mong mapagisa? Kung gayo'y iiwan na kita... Paalam na ako sa iyo, Amaury. ¡Diyan ka na, kaibigan!...

—¡Adiyos!—ang isinagot ni Amaury na kasabay ang pagkalugmok sa kanyang likmuan. Saka idinugtong ang ganito:—Ipakisabi mo lamang sa aking katiwala, na ayokong makakita muna nĝ isa mang tao, at huwag niyang bayaang ako'y abalahin ninuman hangga't hindi ko siya ipinatatawag. Wala na akong pusong maipagtitiis sa kaliitliitang kagambalaan sa akin at ni ayoko ñgang makakita nĝ mukha nĝ tao, kahi't sino man siya, sa mĝa sandaling ito...

Tinupad naman ni Felipe ang pasabi nĝ kanyang katoto. At habang siya'y lumalayo sa tahanan ni Amaury ay hindi niya maubusisipin kung ano ang ipinagkakagayon nĝ kanyang kaibigan.

* * *

Sa laot nĝ pagkalumbay at pagñgiñgitñgit na kinasasadlakan nĝ palad ni Amaury, ay binubuhay niyang

isaisa sa kanyang alaala ang mg̃a nagdaang pangyayari, at inihahanap niya ng̃ matwid at kadahilanan ang gayong napakatigas na ugali at nababagong pagpapalagay sa kanya ni Dr. Abrigny.

Napagbulaybulay niyang siya, na pinabiyayaan ng̃ Kalikasan ng̃ isang magandang tindig at ng̃ mapanghalinang ayos at ng̃ isang kabuhayang mariwasa, ay tumanggap sa kanyang ama ng̃ isang maluwalhating pang̃alan at namulat sa isang kayamanang nagkakahalaga ng̃ isang ang̃aw at kalahating pranko, kayamanang nalalagay sa ilalim ng̃ pang̃ang̃asiwa—sa walang dung̃is na pang̃ang̃asiwa—ni Dr. Abrigny na isa sa mg̃a médikong lalong bantog sa panahong yaon at kaibigang matalik sapul sa pagkabata ng̃ magaanak na Leobilye.

Napagnilaynilay pa rin ni Amaury, na, sa bisa ng̃ matalino't mabuting pang̃ang̃asiwa ng̃ kanyang tutor—na lubhang maing̃at sa lahat ng̃ bagay—ay naragdagan pa ang kanyang kayamanan ng̃ isang ikatlong bahagi sa kanyang dating halaga.

Datapwa't si Dr. Abrigny ay hindi sa pang̃ang̃asiwa at pagpapalago lamang ng̃ kayamanan ni Amaury nagukol ng̃ panahon, kundi siya rin ang kumatawan at namahala sa pagaaral ng̃ anakanakan niyang yaon, gaya ng̃ talagang dapat gawin ng̃ isang tunay na ama.

Si Amaury, na lumaki't nagkaisip sa piling ni Magdalena na makakasinggulang din niya halos, ay nahirati sa pagting̃in at pagmamahal sa dalaga ng̃ tulad sa isang tunay na kapatid; samantalang si Magdalena nama'y nagdala rin sa kanyang puso ng̃ isang dalisay na pagmamahal at tapat na pagmamalasakit sa binata. At sa gitna ng̃ ganitong kalagayan, sapul pa sa kanilang pagkabata at nang mg̃a araw ng̃ kamusmusan, ay kapwa sila nagkimkim ng̃ matamis na pagasa at kalugudlugod na pananalig na kailan ma'y hindi sila magkakalayo at lalo nang hindi nila hahang̃arin ang magkahiwalay pa silang dalawa.

Ang maalab na pagibig ni Dr. Abrigny sa kanyang asawa noong ito'y nabubuhay pa, mutyang kapilas ng̃

dibdib na kay agang n mayapa, at namayapa't lubusang naglaho sa kanyang paniñgin dahil sa sakit na tisis na dumapo't nagpahirap ñg gayon na lamang at siyang kumitil ñg kanyang buhay sa panahon pa naman ñg kanyang kasariwaan; ang mataos na pagibig na yaong pagkatapos ay nagtumining na lahat sa kanyang bugtong na anak na si Magdalena; at saka ang pagtiñgin at pagmamahal-amang ginagawa ni Dr. Abrigny kay Amaury... ay mñga pangyayaring ni sa panimdim, ni sa guniguni ay di man lamang sumagi sa dalawang magkasi na magkakaroon ñg salabid ang pagkatupad ñg mñga gintong panaginip ñg kanilang puso.

Lahat noo'y naghihiwatig na ang Kapalaran ay may inihahanda sa kanilang dalawa na isang maligaya at malwalhating araw, at ang pagdating ñg araw na iya'y siyang sa tuwituwina'y nagiging-diwa ñg kanilang mñga paguusap.

Ang madalas na pagalis ñg bahay ni Dr. Abrigny na sa bawa't sandali halos ay ipinatatawag ñg kanyang mñga maysakit at ñg ospital na kanyang pinamamahalaan at ñg Instituto na kinaaaniban niya, ay siyang mñga pagkakataong nagbibigay sa kanila ñg sapat na panahon upang pagtulungañgang balangkasin sa isip ang lalong magagandang pañgarap ñg kanilang buhay, mñga pañgarap na kung ikukuhang sangguni sa mñga nakaraang araw ñg kanilang kabataan at sa di naman malayong mangyari sa hinaharap,—sa panahon ñg kanilang katanghalian,—ay lalong nakapagpapatibay ñg kanilang pananalig na walang pagsalang matutupad ñga ang mñga ginintuang panaginip ñg kanilang mña kalulwa.

Nasa ganitong kalagayan ang mñga bagay at pangyayari, sa kapanahunang si Magdalena'y lumalakad sa dalawampung taong gulang at si Amaury nama'y pumapasok na sa dalawampu't dalawa nang biglangbiglang nagbago ang paguugali ni Dr. Abrigny. Anupa't magbuhat noon ay nagpakita na siya sa dalawang magsing-

giliw ng̃ masung̃it na mukha at noong tuwina'y nakakunot.

Noong mg̃a unang araw ay ipinalalagay ni Magdalena at ni Amaury na ang gayong biglaan at di inaantay na pagbabago ng̃ ugali ni Dr. Abrigny ay bung̃a ng̃ malabis na pagdaramdam dahil sa pagkamatay ng isang kapatid niyang babae na pinakamamahal ng̃ gayon na lamang. Ang kapatid na pumanaw ay nakapag iwan pa sa kanya ng̃ isang anak na babaing kasinggulang ni Magdalena.

Sa nilakadlakad ng̃ panahon, ang mukha ni Dr. Abrigny ay lalong nagiging mabalasik, at may mg̃a sandaling hindi niya mapigil ang kanyang pagkayamot at nananaig din ang kainitan ng̃ kanyang ulo, at kung nagkakaganito na'y si Amaury lamang ang sa tuwituwina'y nababagsakan ng̃ masasakít na salita.

Dumating ang isa pang panahon na ang malakas na unos na nagbubuhat sa kalooban ni Dr. Abrigny ay sumasapit na rin hanggang sa lang̃it ng̃ kabuhayan ni Magdalena, sa pinipintuho't minumutyang anak na itong napagbubuhusan ng̃ buo niyang pagibíg, at pagibig na masasabing parang bumubukal din sa dibdib ng̃ mairugin at namamayapa nang ina.

At magmula noon ay napansin ni Magdalena at ni Amaury na ang may masayang kalooban ng̃uni't mahinang pagiisip na si Antonia, ay siyang lalong napapamahal kay Dr. Abrigny, at siya, di na gaya ng̃ dating si Magdalena, ang sa ng̃ayo'y lagi nang tumatanggap ng̃ pagtatang̃ing mapaghayagan ng̃ anumang niloloob at mapagtapatan ng̃ mahahalagang lihim ng̃ Doktor.

Nangyayari pang malimit na sa harap ng̃ binata ay hindi nagtitigil si Dr. Abrigny ng̃ pagpuri sa madlang katang̃iang taglay at angkin ni Antonia, hanggang sa di miminsang ipínahalatang kusa ng̃ Doktor na lubos niyang ikatutuwa kung si Amaury ay magbago ng̃ akala at magiba ng̃ pagiisip, alalaong bagay talikdan ang mg̃a panukala nitong nauukol kay Magdalena.

Maging kay Amaury at maging kay Magdalena ay nagiging pangkaraniwan na ang gayong nababagong pag-uugali ng̃ Doktor: itinuturing nilang ang pinagmumulan ng̃ gayong mg̃a pagbabago ni ginoong Abrigny ay ilang mumunting balakid lamang, subali't sa ibabaw ng̃ lahat ng̃, ito'y hindi ,nila makitakita ang tunay na sanhi. Kailan ma'y hindi sumabagap nila ang tunay na dahilan ng̃ gayong lihim na pagkahapis at di maikakailang pagkabalisa na naghahari sa kalulwa ng̃ Doktor.

Isang araw at samantalang ang dalawang magkasi'y nagkakatuwaang tulad sa dalawang batang musmos—naghahabulan sa paligidligid ng̃ mesa ng̃ bilyar, sapagka't nagpipilit si Amaury na maagaw kay Magdalena ang isang bulaklak na hawakhawak nito—ay biglang nabuksan ang pinto ng̃ malaking silid na kinaduroonan ng̃ dalawa at sa isang kisapmata'y pumasok ang Doktor, pinagmasdan silang ang tindig ay kagulatgulat, saka nagpahayag ng̃ ganito sa isang tinig na nakapang̃ing̃ilabot:

—¿Anong mg̃a kamusmusan iyan? ¿Inaakala mo ba, Magdalena, na hangga ng̃ayo'y lumalakad ka lamang sa labingdalawang taong gulang?... ¿Itinuturing mo ba naman, Amaury, na ikaw ay isang batang hindi pa lumalagpas sa labinglimang taon? ¿Isinasaloob mo bang ikaw ay katulad ng̃ isang batang paslit na maaaring tumakbutakbo sa malaking halamanan ng̃ kastilyo sa Leobilye? ¿At ano ang ibig sabihin ng̃ ganyang pagpipilit mo na maagaw kay Magdalena ang isang bulaklak na itinatangging ibigay sa iyo?

—Ng̃uni't...¡Tatay!—ang di napigil na wika ni Magdalena nang mahalatang bumibigat na ang mg̃a salitang binibitiwan ng̃ kanyang ama.—Kahapon lamang ay...

—Iba kahapon at iba ng̃ayon—ang sambot ni Dr. Abrigny upang maputol agad ang sasabihin ng̃ kanyang anak.

—Ipahintulot ninyo sa akin—ang magalang na wika ni Amaury,—na sabihin ko sa inyong kayo'y naghihigpit namang totoo sa amin...

—¡Ah! sapagka't ang hinahañgad kong mangyari'y ang pagsikapan mong gamitin ang iyong panahon sa mñga bagay na lalong mahalaga, at hindi pawang nauukol lamang sa kabataang isip at kamusmusan...

Pagkatapos na mahagisan ñg isang sulyap ang dalaga, ay idinugtong ang ganito:

—Amaury, ako'y naparito upang makipagusap sa iyo tungkol sa ilang bagay na mahalaga. Magda'ena—ang baling naman sa kanyang anák,—umalis ka munang sumandali.

Lumabas naman si Magdalena, ñguni't naghagis muna ñg isang tiñging mandi'y isinasamo kay Dr Abrigny na huwag lamang paglupitan ang binatang pinakamamahal niya.

Sa loob ñg kanyang silid ay humakbang ñg ilan si Magdalena at waring nakikimatyag sa "mahahalagang bagay" na paguusapan ni Amaury at ñg kanyang amá.

Mayamaya'y nagpahayag si Dr. Abrigny nitong sumusunod;

—Pakinggan mong mabuti, Amaury, ang sasabihin ko. Kaipala'y nahuli na ako sa ukol na panahong dapat kong ibanggit sa iyo ñg mñga bagay na maririnig mo ñgayon. Kailañgang matanto mo, Amaury, na ang isang binatang lumalakad sa dalawampung taóng gulang ay hindi nararapat tumira sa loob ñg isang bahay na kasama ang dalawang dalagang hindi naman niya kaanuano. Kung sa bagay ay lubos kong dinaramdam ang ikalalayo mo sa amin... Ñguni't kung ipagpapaibang araw ko pa ang pagpapatalastas sa iyo ñg ganitong kapasyahan, ay parang ako na rin ang gumawa ñg isang malaking pagkukulang sa aking sarili. Kailañgang malaman mo pa, Amaury, na anumang paliwanag o pagmamatwid ang ihaharap mo sa akin hinggil sa ganitong pasyang minamarapat na mangyari ñg aking kalooban, ay masasayang lamang, kaya't huwag ka nang magisip o maghagilap pa ñg anumang maitututol, sapagka't hindi na ñga maaaring mábago pa ang aking pasya.

—Subali't—ang sagot ni Amaury na kinahalataan nḡ pagkahapis at pagkalunos sa kanyang sarili,—inaakala ko pa namang sa likod nḡ mahabang panahong ikinahirati kong kayo'y makita sa araw at gabi, at ako'y matira sa inyong piling at tawaging anák, ay ikapagigingdapat ko nang mapabilang pagkatapos na isa sa mḡa tunay na sanḡa nḡ inyong kaának, kung di man sa nḡayo'y sa mḡa araw na darating. ¿Bakit kaya ganito na lamang ang pagkakait na ginagawa ninyo sa akin? ¿Nakagawa kaya ako sa inyo nḡ isang pagkakasala o pagkukulang na hindi ko naman kinusa? ¿Minamarapat baga ninyong ako'y tuluyan nang mapawalay sa inyong pagaaruga't paglinḡap sa akin dahil sa palagay ninyong hindi nararapat ang ako'y magpatuloy nḡ paninirahan dito?

—Mahal kong Amaury—ang mahinahong isinagot nḡ Doktor,—sa tuwituwina'y nagkimkim ako nḡ pananalig na pagkatapos na maayos at malutas natin ang tungkol sa iyong mḡa pagaari at matupad na ang panahong ipinanunupad ko sa pagkatutor o amaamahan mo, ay kapwa na tayo mananatili sa katahimikan...

—¡Ah, nagkakamali kayo, ginoong Abrigny!—ang isinagot nḡ binata.—Nagkakamali po kayo, inuulit ko, sapagka't sa habang panahón ay magtataglay ako nḡ paniwala na kailan ma'y hindi ako makababayad sa madlang kabutihang nagawa ninyo sa akin. Kinikilala kong kayo, sa loob nḡ panahong ikinatira ko sa ilalim nḡ inyong pagkandili at pagaaruga, ay hindi lamang naging isang tapat na tutor kundi isang amáng mairugin at may sapat na talino upang magturo nḡ mabuting landas na dapat tahakin sa buhay na ito; at kayo, Dr. Abrigny, ang nagpamulat sa aking isip, kayo rin ang nagpunla sa kalooban ko nḡ mabubuting aral, at kayo ang humubog nḡ aking ugali at damdamin, anupa't sa ilang salita'y kayo ang pinagkakautanḡan ko nḡ tanang sa nḡayo'y maaaring ipagmalaki nḡ aking sariling katauhan. Dahil sa lahat nḡ ito'y kung kaya't itinuturing kong may mahigpit akong katungkulang sumunod at gumalang nḡ wa-

lang munti mang pagtutol at pasubali sa anumang mamaging dapatin ninyong iutos sa akin, at upang ako'y makatalima sa ganitong katungkulan ko sa inyo't sa aking sarili, ay pabayaan ninyong ako'y makaalis na nĝa... Palam na po, ako sa inyo, amá ko... Ako'y umaasa na may araw ring maaalala ninyo itong inyong naging anák.

At pagkasabi nito'y lumapit si Amaury sa Doktor, hinawakang pilit ang kanang kamay, at pagkatapos na ito'y mahagkan ay tuluytuloy nang umalis.

*
* *

Pagkaraan nĝ ilang araw na tuluyan nang mapalayo at mapahiwalay si Amaury sa magaának na Abrigny, ay dumalaw siya kay Magdalena. Bago siya pumasok ay ibinigay muna niya sa bantay-pinto ang kanyang tarheta, anupa't ginawa niya ang dapat asalin nĝ isang ibang taong nagsasadya sa bahay na iyon.

Nang magkausap sila ni Dr. Abrigny ay ibinalita niya rito, na sa mĝa matá'y sumusungaw ang mĝa luhang tinitimpi, na siya'y nakatira sa isang munting palasio na kanyang inuupahan at natatayo sa daang Maturino, at sinabi pang ang pagdalaw niyang yaon ay isang tuluyang pagpapaalam,

Si Magdalena, na kaharap sa paguusap na yaon ni Amaury at nĝ kanyang amá, pagkarinig sa mĝa huling ipinahayag nĝ giliw ay napilitang tumunĝo dahil sa malaking pagkalumbay; at nang itaas na muli ang kanyang tiĝin upang pagmasdan si Amaury, ay napansin nĝ kanyang ama ang mukha niyang kay laki nĝ ipinagbago, kaya't sapul noo'y nakaramdam nĝ lalong malaking pagkabalisa si Dr. Abrigny.

Kaipala'y napagtalastas nĝ Doktor na ang kanyang ugaling tila lumalabas na pagkamahigpit, ay magiging labanglaban sa kalooban nĝ kanyang anak; nĝuni't gayon ma'y hindi siya nagbagong akala, kaya't pagkatapos na maiabot ang kanyang kamay sa kamay nĝ binata, ay pinagsabihan ito nĝ sumusunod:

—Amaury, napagkikilalang hindi mo nalinawang mabuti ang ibig kong sabihin. Alamin mo, Amaury, na ang pagkawalay mo sa bahay na ito'y hindi dapat pakahuluganang ikaw ay napatapon sa isang napakalayong pook. Ituring mong ikaw ay nakatira rin sa bahay na ito at umasa kang kailan ma't paririto ka upang dumalaw sa amin ay tatanggapin ka namin ng̃ buong puso at bukas na bukas ang dibdib.

Sa mg̃a mata ni Magdalena ay biglang kumislap ang apoy ng̃ kagalakan, at sa kanyang mg̃a labing pinagtatampuhan ng̃ magandang kulay, ay sumilip ang kasyahangloob, nang kanyang marinig ang huling ipinahayag ng̃ kanyang ama.

Subali't sa dahilang ipinalalagay ni Amaury na ang gayong mandi'y kagandahangloob na ipinang̃ako sa kanya ni Dr. Abrigny ay isang panglibang lamang sa kalulwang nababalisa't nahahapis ni Magdalena at di ukol sa kapakinabang̃an nilang dalawang magsinggiliw, kung sakali ma't di mangyayaring para sa kanyang sarili lamang, ay buong pagpapakumbabang nagpaalam na may kasabay na mapitagang yuko sa kanyang dating tutor, at sa pagkahalik niya sa kamay ni Magdalena ay hindi naikaila ang isang pagkahapis na walang katulad na nang mg̃a sandaling yao'y nagbibigay-dusa sa kanyang pusong umiibig.

Magbuhat ng̃ araw na yaon ay saka pa lamang naranasan ng̃ dalawang magsingirog kung paano ang magkalayo, sapul noon nila naramdaman kung gaano kalaki at kaalab ang apoy ng̃ pagibig na nagpapalagablab sa kanilang puso at magmula rin noon lamang nila natanto na ang dalawang kalulwang nagmamahala'y hindi pala mangyayaring magkalayo nang di lalasap ng̃ pait ng̃ pagkahapis at saklap ng̃ pang̃ung̃ulila, at di mangyayaring manatili nang matagal sa isang kabuhayang tulad ng̃ kanilang tinatawid.

Ang marubdob na nais ng̃ bawa't isa sa kanila, na magkitang muli kapagkarakang magkalayo; ang kaliga-

yahang niladasap ng̃ kanilang kaluluwa sa likod ng̃ ilang araw o mg̃a sandaling hindi pagkikita, sakaling nagtatamang muli ang kanilang mg̃a paningin; ang kalumbayang katutubo lamang sumibol sa mg̃a pusong-bata at busabos ng̃ pagibig na tulad ng̃ kanilang puso; at ang mg̃a katuwaang kinakandili ng̃ mg̃a hiwaga ng̃ buhay,... ay sunudsunod na nagdaraan sa papawirin ng̃ kanilang palad, ng̃uni't nagdaraang hindi nakakaila sa mapagsiyasat na paning̃in at matunog na pakiramdam ng̃ ma talino't matandang manggagamot.

Kailang̃ang sabihin na di miminsang pinagsisihan sa sarili ng̃ ama ni Magdalena ang kapahintulutang naibigay niya kay Amaury, na, bagama't ito'y nalalayo at nawawalay na sa kanila, ay maaari pa ring makapagsadya at makadalaw sa kanila, na parang tunay na kasama sa bahay at kabilang sa magaanak ni Dr. Abrigny.

## III

ISAISANG nanariwa sa alaala ni Amaury ang mg̃a pangyayaring tinalikdan niya sa kapanahunang siya'y nagtitira pa sa bahay ni Dr. Abrigny. Sarisaring pagkukuro at pakahulugan ang kanyang iniuukol sa napakalaking pagbabagong minarapat gawin ng̃ ama ni Magdalena tungkol sa pagiibigan nilang dalawa ng̃ butihing dalagang ito. Datapwa't kahi't na anumang pagsanggyuni ang kanyang gawin sa sarili at bagama't kinunan niya ng̃ tanong ang lalong kasuluksulukang pitak ng̃ kanyang pagiisip, ay hindi rin siya makasumpong ng̃ isang dapat isaalangalang na matwid o kadahilanan ng̃ gayong biglangbiglang pagbabago ng̃ pagpapalagay sa kanya ni Dr. Abrigny.

Sa kanyang kinaiisip at sa gitna ng̃ pagkapalaot niya sa gayong napakalalim na pagninilaynilay, ay napaghulo naman niyang di malayong mangyari, na kung kaya parang kinabibigatan siya ng̃ loob ni Dr. Abrigny ay sapagka't gayong halatain na at sadyang hindi na maaaring ipagkaila ang kanilang pagiibiga't pagmamahalan ni Magdalena, ay hindi pa rin niya binabanggit ng̃ tahasan sa harap ng̃ Doktor ang tunay na kalagayan nilang dalawa at ni hindi man lamang siya nagpapahiwatig ng̃ anumang nauukol sa kanilang mg̃a panukala sa pagiisang dibdib.

At sa pagaakala ni Amaury na ang gayong pagkukulang ay siyang naging sanhi ng̃ pagiging mabigat ng̃ loob sa kanya ni Dr. Abrigny, ay kung kaya't minara-

pat niyang ito'y pahatdan ng̃ isang sulat at hing̃in na tuloy ang kapahintulutan upang maganap ang lubos na ikapagtatali ng̃ kanilang mg̃a puso.

Noon din ay niyari ni Amaury ang sumusunod na liham:

"DOKTOR ABRIGNY:

"Ako po'y lumalakad na sa dalawampu't tatlong taóng gulang, at ako'y nagng̃ang̃alang Amaury Leobilye; samakatwid ay taglay ko ang isa sa mg̃a lalong matatandang apelyido na pinagpipitaganan sa mg̃a sangguniang bayan at lubhang bantog sa lipunan ng̃ mg̃a kawal.

"Sapagka't ako'y bugtong na anak ng̃ aking mg̃a magulang, ay nakamana ako sa kanila ng̃ isang ariariang nagkakahalaga ng̃ tatlong ang̃aw na pranko, at ang ariariang iyan—na karamiha'y lupain at mg̃a paupahang bahay—ay nagdudulot sa akin ng̃ mahigit na isang daang libong prankong kita sa tauntaón.

"Binabanggit ko po ang mg̃a bagay na ito,—na pawang likha ng̃ kapalaran at di bung̃a ng̃ aking sariling pagsasakit,—dahil sa pagasang sa pamamagitan ng̃ ganitong pamana at sa karang̃alan ng̃ aking lipi at sa bisa ng̃ pagkandili sa akin ng̃ tanang nagmamalasakit sa aking palad, ay maaari akong makaakyat hanggang sa tugatog ng̃ aking dinudulang na karunung̃an ukol sa Diplomasia, na gaya ng̃ alam ninyo'y siya kong pinagbubuhusan ng̃ buong panahon.

"Ginoong Abrigny, ipinagkakapuri ko pong hing̃in sa inyo ang kamay ng̃ inyong anák na si Bb. Magdalena Abrigny."

At nang malagdaan ni Amaury ang liham na ito'y

minarapat na gumawa ng̃ isa pang sulat na naglalaman ng̃ ganito:

"MINAMAHAL KONG TUTOR:

"Pagkatapos na maisulat ko ang aking liham para kay Ginoong Abrigny, liham na naaalinsunod sa kaugalian, ay ¿ipinahihintulot po ba ninyo sa nakalagda rito na sa kanyang pakikipagusap sa inyo sa mg̃a sandaling ito'y gamitin niya ang mg̃a salitang nagbubuhat sa isang pusong inaapawan ng̃ pagkilala ng̃ utang na loob sa taong nagmamalasakit at nagaaruga sa kanya?

"Si Magdalena ay iniibig ko po at tinutugon naman niya ang pagibig kong ito. Kung sa palagay ninyo'y tinanghali kami ng̃ pagtatapat sa inyo ng̃ ganitong kalagayan naming dalawa, ay nangyari ang gayon sapagka't nang mg̃a araw na lumipas ay hindi pa namin tahasang natatarok ang mg̃a damdamin ng̃ aming kaluluwa.

"Ang pagibig na itong untiunting lumaganap sa aming mg̃a puso ay biglangbiglang nakapangyari sa aming sarisarili, anupa't kami'y nahalintulad sa dalawang walang malay na naglalayag na sa pagsapit sa kalagitnaan ng̃ isang dagat na maunos ay kapwa napatigagal dahil sa di inaantay na pagsambulat ng̃ isang malakas na kulog.

"Iginagalang kong Tutor, ang tanang napagabot ko ng̃ayon maging ukol sa pagiisip at maging ukol sa kalooban —ay pawang tinanggap ko buhat sa inyong mapagpalang kamay at sa lilim ng̃ inyong pagaandukha, sa piling ni Magdalena. At maipagtatapat ko na nang sumapit ang kapanahunan na ang dating kapatid ay naging kasuyo, ay ang sarili ko na rin ang hindi nakapagbigay ng̃ ukol na paliwanag sa ganitong pangyayari.

"At ng̃ayo'y ipahintulot ninyong maitanong ko ang mg̃a sumusunod:

"¿Sa anong dahil kaya't akong datidati'y tinatagurian ninyo ng̃ anak ay hindi mamarapating maging tunay na ng̃ang anak sa habang panahon?

"¿Bakit ayaw ninyong itulot na kaming dalawa ni

Magdalena'y manatili at magpatuloy sa aming mataos at payapang pagmamahalan?

"Anumang pagsusuri, anumang pagsisiyasat ang aking gawin, ay wala akong makitang mğa kadahilanan upang magkaroon nğ balakid ang pagiibigan naming dalawa ni Magdalena.

"Kaipala'y itinuturing ninyong hangga nğayo'y ba tang isip pa ako at ang aking kaluluwa'y nabubusog sa pangarap; subali't kailangang sabihin ko na ako'y matanda kay Magdalena nğ dalawang taon at ang maipararatang sa aking karupukan nğ loob ay hindi naman katutubo o kakambal nğ aking pagkatao.

"Kailangang ipagtapat ko rin sa inyo, pinagpipitaganan kong Tutor, na ako'y nahahandang tumalikod at lumimot nang patuluyan sa lahat nğ paglilibang at pagaaliw sa buhay na ito kailan ma't siya ninyong mamabutihin ang magkagayon. Sukat sa akin ang isang salita ninyo o ang isang bahagyang payo man lamang ni Magdalena upang ako'y lubusan at walang kaputok mang tutol na pumailalim sa inyong kapasyahan palibhasa'y iniibig ko siya nğ taos sa puso at kayo nama'y iginagalang ko na higit sa iba, at dahil dito'y mahigpit kong ipinangangako na kung siya'y mapasaakin ay masasabi siya maging sa lihim at sa hayagan man, na minamasarap niya ang mabuhay na mayasawa kaysa manatiling dalaga...

"Siyanğa po, mahal kong Tutor; maniwala kayong si Magdalena ay magiging mapalad.

"¿Ipinalalagay nğa ba ninyong ako'y napakabata? Kung pagtutuusi'y lalong mabuti, sapagka't sa ganito'y mahabang panahon ang aking maiuukol sa pagibig at pagmamahal kay Magdalena, yamang ang buong buhay ko'y tanğing sa kanya la nang inilalaan...

"Kayo, na nagmamahal nğ gayon na lamang sa inyong anak, ay siyang higit kaninuma'y lubos na makatatanto na ang isang iibig kay Magdalena ay iibig sa kanya sa habang buhay.

"¿Mangyayari kayang pigilin ko ang aking paggiliw sa kanya? Ang sinuman, kahi't na magakala lamang na gumawa ng̃ ganito ay karapatdapat ituring na walang pagiisip o pinagtataksilan ng̃ kanyang sariling kurò.

"Sukat ang siya'y pagmasdan at pagmalasin ang kanyang buong kagandahan—ang kayamanan ng̃ kanyang loob at ang karang̃alan ng̃ budhi na nakahihiyas sa kanyang kaluluwa at ang isang pagibig na dalisay na nagpapatibok sa kanyang puso—upang itinuring ng̃ isang gaya kong ganap na nakakikilala at gumagalang at pumaiilalim sa kanyang kapangyarihan, at di man himuki'y nagkukusang magtapat, na sa ibabaw ng̃ lupa, ay wala nang iba pang babaing maaaring ipantay sa kanya... At di lamang ito. Inaakala ko na kahi't sa lang̃it ay hindi makakikita ng̃ isang anghel na magiging karapatdapat ilagay sa piling ni Magdalena...

"¡Oh, ama kong pinakamamahal! Inuulit ko pong ipagtapat na si Magdalena ay minamahal ko't pinipintuho ng̃ buong kaluluwa. Mapaghuhulo na ninyo, itinatanggi kong Tutor, na ang pagirog na kinikimkim ko sa puso ay labis na nakapagpapahibang at nakasisira ng̃ aking pagiisip.

"Ipagkatiwala ninyo sa akin si Magdalena, minamakong Tutor. Kaming dalawa'y hindi lalayo sa inyong piling upang kayo ang maging tagapamatnubay sa pagtalaktak namin sa bagong landas ng̃ kabuhayan. At kung magkakaganito'y umaasa kaming kami'y hindi ninyo pababayaan, na kayo'y hindi magwawalang bahala sa ika pananatili namin sa paglasap ng̃ kaligayahan at kung sakali't dumating ang isang araw na sa mg̃a mata ni Magdalena'y makabanaag kayo ng̃ isang patak na luhang ibig tumakas—isang patak na luha ng̃ kalumbayan o paghihirap at ako ang magiging sanhi,—ay kumuha kayo ng̃ isang pistola at paliparin kaagad ang bao ng̃ aking ulo, at kung magkaganito'y kikilalanin ko pa sa inyong malaking utang na loob, palibhasa'y gayon ang marapat gawin sa isang hindi natutong magpahalaga at dumakila

sa pagsintang walang bahid-dungis.

"Datapwa't hindi; huwag ninyong hinagaping sasapit sa isang panahon at kalagayang tulad nito ang ipagsasama namin ni Magdalena. Ang inyong butihin at pinakamumutyang anák ay hindi tatañgis ni malalaglagan ng̃ luha dahil sa akin, sapagka't nananalig akong sa ganang sarili'y walangwala akong magagawa na magiging sanhi baga ng̃ kanyang ikahahapis o ikapaguulap kaya ng̃ maaliwalas na lañgit ng̃ aming magiging payapa't matamis na pagsusuyuan... Kailan ma'y hindi ng̃a po malalaglag ang mg̃a luha ni Magdalena ng̃ dahil kay Amaury, sapagka't ¿sinong tao na may puso't kaluluwa, na umiibig at nagmamahal, ang mangyayaring gumawa ng̃ anumang magiging mapait sa kalooban ng̃ isang babaing tunay na hiyas—¡at mahalagang hiyas!—na gaya ni Magdalena? ¿At sinong tao, kailan ma't tao rin lamang, ang makaaatim na makitang luhaluhaan o tumatañgis ang kaakitakit na anghel na iyan, na sa isang salitang masakit ay labis nang magdamdam at sa isang pagpapalagay na di mabuti'y mañgañgahulugan ng̃ kanyang kamatayan?...

"Ang inyong anák, iginagalang kong amá, ay magiging maligaya ng̃a sa aking piling. Kayo'y tinatawag at kinikilala kong amá... ¿Hindi pa ba kayo naniniwala?

"Nalalaman kong kayo'y nagagalit sa akin, sapagka't ipinalalagay ninyo kaipala na ang pagtatapat na aking ginawa'y huli na sa panahon, at inaakala ninyo marahil na ang pagibig kong ito kay Magdalena ay isang paglapastañgan sa inyong katandaan... Datapwa't basahin po ninyo ang mga pañgũgusap na nakatitik sa aking puso, at ako'y umaasa na isang salita mang sukat bagang mapagbatayan at maging matwid na pagbibigay. sala sa akin, ay hindi, hindinghindi kayo makakikita...

"At ñgayon, amá ko, ay kailañgan ko pa ring sabihin, na nasa inyong mg̃a kamay ang aking kapalaran. Dahil dito'y ipinamamanhik kong huwag ninyong loobin na maging mapait ang kapalarang iyan.

"¿Kailan ko kaya mariririnig o mababasa ang inyong kahatulang hinihingi kong igawad sa akin, kahi't na ukol sa kabuhayan o sa kamatayan man sakali ng aking palad?

"Bago ko tapusin ang liham na ito ay ipahintulot po ninyo, iginagalang kong amá, na aking maulit ang mga sumusunod: Na si Magkalena ay iniibig ko, at ako'y hindi maaaring mabuhay kung ilalayo siya sa akin ng Dios o ng kanyang Amá...

"Ang inyong itinuring na anák na kumikilala ng utang na loob,

"AMAURY LEOBILYE."

Pagkatapos na maititik ni Amaury sa kanyang aklat-talaan ang mga bagay at pangyayaring ito, ay isinilid niya sa isang sobre ang dalawang liham na kasusulat lamang, tinawag ang kanyang utusan at sinabi ritong dalhin ang sulat na yaon sa kinauukulan. Samantala'y naiwan siyang ang puso'y nababalisa pahil sa pananabik at sa paghulà sa magiging wakas ng ginawa niyang pagtatapat.

## IV

SAMANTALANG isinisilid sa sobre ni Amaury ang sulat na kanyang ipinadala kay Dr Abrigny, ito nama'y lumalabas sa kuwarto ng̃ kanyang anak upang magkulong na kusa sa kanyang tanggapan.

Noo'y namumutla at nang̃ing̃inig ng̃ kaunti ang Doktor. Sa kanyang mukha'y nababakas pa ang isang pagdurusang walang kahambing. Walang kibong lumapit sa isang mesang punungpuno ng̃ sarisaring kasulatan at mg̃a aklat, tumung̃ong ilang sandali at pagkatapos ay umanyong itago ang kanyang ulo sa mg̃a sariling kamay, at saka nagbuntunghining̃a at mahabang sandaling napalaot sa malalim na pagninilaynilay.

Mapamayamaya'y nagtindig, nagpalakadlakad sa loob ng̃ kanyang tanggapan na ang puso'y ganap na inaalipin ng̃ pagkabalisa, huminto sa tapat ng̃ isang salansan ng̃ mg̃a kasulatan, dinukot sa bulsa ang isang munting susi at pagkaraan ng̃ isang maikling paguulikulik ay binuksan ang lalagyang yaon ng̃ mg̃a kasulatan at kinuha ang aklat-talaang kahawig ng̃ isang kuwaderno.

Ang tila kuwadernong yaon ay siyang talaan sa araw-araw ni Dr. Abrigny. Doon isinusulat ng̃ manggagamot ang lahat ng̃ nangyayari sa kanya sa bawa't sandali ng̃ kanyang buhay.

Ilang saglit na mandi'y nalibang sa pagkatayo si Dr. Abrigny dahil sa pagbasa ng̃ mg̃a huling talatang isinulat niya nang sinundang araw. Pagkatapos ay umupo, hinawakan ang panulat at itinitik ang sumusunod:

"BIERNES, IKA 12 NG MAYO, 5:00 N. H.

"Salamat sa Dios at si Magdalena'y mabutibuti na ngayon.

"Ipinasara ko ang lahat ng bintana ng kanyang silid, at sa pamamagitan ng malamlam na liwanag ng munting ilawan ay nakita ko kung paanong ang kanyang balat ay untiunting pinagsasaulan ng buhay at ang kanyang paghinga na ngayo'y tahimik na ay nagpapatahip na ng panay sa kanyang dibdib.

"Hinagkan ko siya sa noong nagiinit at ako'y patiyad na lumabas sa silid at pinagsikapan kong huwag makagawa ng munti mang ingay.

"Si Antonia at si aling Braun ay kapwa nasa tabi ni Magdalena. Samakatwid ay naririto akong nagiisa: walang tanging kasama kundi ang sarili kong budhi upang hatulan ko't parusahan ang akin ding sarili.

"Inaamin ko na ako'y naging malupit at nakagawa ng di mabuti... Dalawang pusong kapwa malinis, mahabagin at nagmamahal sa akin ang sinugatan ko nang wala ni munti mang pagkahabag.

"Ako ang may kagagawan ng ngayo'y panglulupaypay ng aking anak, gayong hindi na kaila sa akin na si Magdalena'y katulad ng isang bulaklak na may mahinang tangkay na sa bahagyang hihip ng hangin ay nababakli sa sanga at nalalaglag sa lupa.

"Muli ko na namang pinaalis sa aking bahay si Amaury: ang aking anakanakan, ang anak ng aking pinakamabuting kaibigan, ang butihing binata na di sasalang hanggang sa mga sandaling ito'y nagtatanong sa kanyang sarili kung ano kaya ang nagawa niyang pagkakasala sa akin at siya'y pinagluiupitan ko ngayon.

"¿At ano nga ang sanhi ng lahat ng ito? ¿Anong kadahilanan ang naguudyok sa akin upang ako'y gumawa ng ganitong paglulupit at pagkukulang sa matwid? ¿At ano't ako'y nagiging parang halimaw sa dalawang pusong iniibig ko ng isang pagibig na walang pangalawa¿

"¡Ah!.. Sapagka't ako'y totoong mapagmalasakit sakapalaran ng̃ aking anak; sapagka't ako'y nang̃ang̃amba sa di mabuting magiging palad ng̃ aking anak kung sakali't siya'y iibig at maiibig; at sapagka't ako'y naninimdim ng̃ gayon na lamang sa magiging tadhana ng̃ kanyang buhay sa mg̃a araw na hinaharap.

"At ang mg̃a bagay at pangyayaring ito'y kailang̃ang ipagtapat ko sa aking sarili, bagama't totoong kasakitsakit sa aking loob.

"Sa buong panahong ipinanggagamot ko ay marami nang puso ang aking nakilala, marami nang kaloobang nararatay sa pagdaralita ang aking pinasok,

"Kung ako'y nagninilaynilay, gaya ng̃ ginagawa ko ng̃ayon sa loob ng̃ aking tanggapan at malayo sa aking anak, ay ipinang̃ang̃ako ko sa aking sarili na pagpipilitan kong madaig at malunasan ang *sakit* na itong dinaramdam ko... Datapwa't hindi ling̃id sa akin na sa puso ng̃ aking anak ay may luklukan akong mababà sa luklukang kinalilikmuan ni Amaury. At ito'y nabatid ko dahil sa di miminsang pagkahuli kong panakaw ng̃uni't puspos ng̃ pagirog na paghahagis ng̃ titig ni Magdalena kay Amaury na itinuturing kong anakanakan. At kung ang ganito'y aking mapagmunimuni ay umaakyat ang dugo sa aking ulo at ako'y nagng̃ing̃itng̃it ng̃ gayon na lamang.

"Kung sa bagay at kung pagiisipisiping mabuti, ay siya namang dapat mangyari ang gayon. Si Amaury ay tumutungtong na sa dalawampu't tatlong taong gulang at si Magdalena nama'y lumalakad na sa dalawampung taon. Kapwa sila batangbata at maganda, kaya't ang apoy ng̃ pagirog ay siyang dapat tumanglaw at magbigay sigla sa kanilang dibdib.

"Noong araw, noong si Magdalena'y isang batang munti pa lamang, ay di mamakailang sinangayunan na ng̃ aking sarili ang siya'y maging kaisang palad ni Amaury pagdating ng̃ ukol na panahon; ng̃uni't ng̃ayo'y kinakailang̃ang itanong ko sa sariling budhi kung ang aking mg̃a asal at gawain ay natutuntong sa matwid at kung

karapatdapat gawin ng̃ isang tao na may luklukang sarili't kanaisnais sa gitna ng̃ daigdig ng̃ lalong matataas na karunung̃an...

"¡Ah!... Sa wakas ay wala na akong dapat gawin kundi tupdin ang ganitong atas ng̃ kapalaran. Sa loob ng̃ tatlong buwan ay nararapat na si Magdalena ay maging kaisang puso ni Amaury, matang̃i na lamang kung...

"¡Oh, Dios ko!... Wala na akong sapat na lakas upang maipagpatuloy ang pagtatala ng̃ iba pang damdamin ng̃ aking puso at mg̃a laman ng̃ aking pagiisip"...

.....................................

At gayon ng̃a ang nangyari. Di kinukusa'y nabitiwan ng̃ Doktor ang panulat, nagbuntunghining̃a ng̃ malalim at napatung̃o dahil sa bigat ng̃ mg̃a dusang pinapasan ng̃ kanyang kalulwa sa mg̃a araw na yaon ng̃ kanyang katandaan.

# V

HINDI natagala't nabuksan ang pinto ng̃ silid na kinaduruonan ni Dr. Abrigny. Isang dalaga ang marahan at patiyad na lumapit sa Doktor, at pagkatapos na ito'y mapagmasdan niyang ilang saglit, ay nakang̃iting tinapik sa likod. Ang matandang manggagamot ay nakatung̃ó nang mg̃a sandaling iyón.

Dahil sa pagkagulat ng̃ Doktor ay pabiglang itinaas ang ulo at namamanghang nakapagsabi:

—¡Aba, Antonia, ikaw pala!... Maging maligaya nawa ang iyong pagdating... ¿Kumusta ka?... Ikinatutuwa ko ang iyong pagkapartito...

—Aywan kung ganyan din ang inyong masasabi sa loob ng̃ ilan pang sandali, minamahal kong amain.

—¿At bakit?

—Sapagka't ako po'y naparito upang magpagalit sa inyo...

—¿Magpagalit sa akin? ¿At ikaw ang magpapagalit?

—Opo, opo, ako ng̃a po.

—Hindi kita mawatasan, Antonia. Sabihin mo ng̃a sa akin kung bakit.

—Sapagka't mayroon po akong ipagtatapat ng̃ayon sa inyo, at ang ipagtatapat ko ay isang bagay na mahalaga...

—¿Siyang̃a ba?

—Makikita po ninyo, at sa katunaya'y tila hindi ko mapang̃ahasang banggitin...

—Di sasalang mahalaga ng̃ang totoo, sapagka't ng̃a-

yon lamang ako nakapansin sa iyo ng̃ ganyang anyo at kilos, kaya't sabihin mo na agad sa akin. ¿Tungkol ba sa ano, Antonia, ang ipagtatapat mo?

—Tungkol sa isang bagay na kung pagtutuusi'y hindi marapat panghimasukan ng̃ isang gaya kong wala pang sapat na gulang at nasa isang kalagayang...

—Hala, linawin mo na sana agad, Antonia, ang ibig mong sabihin. Huwag ka nang magpaliguyligoy. Hala, magsalita ka, magsalita ka nang walang anumang dapat ipaug̃amba at ipanimdim, sapagka't ayon sa palagay ko'y naparito ka upang makipagusap sa akin tungkol kay Mag dalena...

—Siyang̃a po, tio—ang sambot ni Antonia;—tungkol ng̃a po kay Magdalena ang ipinagsadya ko ng̃ayon dito.

—¿At ano ang sasabihin mo sa akin tungkol sa kanya?

—Ang sasabihin ko po sa inyo, o sa lalong tumpak na sabi, ang dapat kong ipagtapat ng̃ayon sa inyo... Ipagpatawad po ninyo ang pakikipagusap ko ng̃ ganitong kalaya... Ako'y naparito upang sabihin ng̃a sa inyo na ayon sa aking pagkakita ay napakalaki at lumalabis na sa talagang kailang̃an ang pagmamahal ninyo kay Magdalena, at ang pagmamahal na iyan ay siya ring papatay sa kanya...

—¿Papatay kay Magdalena ang aking pagmamahal? ¿Diyata't ako pang ito ang sa kanya'y papatay? ¿Ano ba, Antonia, iyang mg̃a pinagsasabi mo?

—Ang sinasabi ko po, tio, ay totoong napakamabasagin ang baso na kinasisiglan ng̃ aliw at kapayapaan ng̃ inyong buhay, at sa dahilang ang basong iya'y napapagitna sa dalawang pagibig na magkasalung̃at ay kung kaya't sa palagay ko'y walang kahahangganan kundi ang mabasag at magkadurugdurog...

—Kailan ma'y hindi ko mawawatasan, Antonia, ang iyong mg̃a sinasabi o ang ibig mong sabihin habang hindi mo nililiwanag ang mg̃a bagay at pangyayaring tinutukoy mo.

—¡Ano pa bang hindi!... Nalalaman kong ako'y naiintindihan ninyo—ang sagot ng̃ dalaga at sinabayan ng̃ pagpapatong ng̃ bisig sa batok ng̃ Doktor.—¿Ano bang hindi ninyo ako nawawatasan? Iya'y isang pagdadahilan lamang, sapagka't batid kong kayo ang unaunang dapat makaalam ng̃ mg̃a bagay na aking tinutukoy.

—Ng̃uni't, ¿nauulol ka na ba, Antonia?—ang pabulalas na nawika ng̃ Doktor na parang naninibagong lubha sa narinig sa mg̃a labi ng̃ kanyang pamangkin.—¿Na ikaw ay naiintindihan ko na, ayon sa iyong sabi't paniwala?

—Siyang̃a po, tio.

—Kung gayo'y hindi ka dapat manghawak sa paniwalang iyan, sapagka't hindi maaaring mangyari ang inaasahan at hinuhulaan mong darating.

—Tio Abrigny—ang patuloy na wika ng dalaga at sinabayan ng̃ isang tingin sa matanda na nagpapahayag ng̃ lungkot;—tio Abrigny, ako'y naniniwala sa sabing walang pusong di maaaring paglagusan ng mg̃a ting̃in ng dalawang nagiibigan; ako, na may mataos na pagmamamahal at pagmamalasakit sa inyo, ay hindi pinagkaitan ng palad na mabasa ko sa inyong mg̃a mata ang inyong tunay na kalooban.

—¿Ano ba ang nakikita mo sa aking mg̃a mata?

Si Antonia ay ilang sandaling nagpako ng̃ ting̃in sa Doktor, tiņg̃ing naghihiwatig ng̃ pagaagamagam.

—¡Hala, Antonia, magsalita ka ng̃ayon!—ang iniutos ng̃ matanda.—Huwag mo na sana akong pasakitan pa sa pamamagitan ng̃ ganyang putulputol mong balita at sa mandi'y tinatangka mong paglilihim ng̃ katotohanan sa akin.

Inilapit ni Antonia ang kanyang mg̃a labi sa tayng̃a ng̃ Doktor, saka maraha't pabulong halos na nagpahayag ngganito:

—Ang di masusukat na pagibig at pagmamahal ninyo kay Magdalena ay may kalakip na pagaagamagam, ¿hindi po ba?...

—¿Ano?—ang sa gitna ng̃ pagtataka'y naitanong ng̃ Doktor.

—Siyang̃a po—ang mariing patunay ni Antonia;—at ang labis na pagmamahal ninyong iyan sa kanya ay siyang nagiging dahil ng̃ paggawa niya ng̃ di mabuti...

—¡Dios ng̃ kabutihan!—ang naihimutok ni Dr. Abrigny kasabay ng̃ pagtung̃ong mandi'y hindi na matagalan ang mg̃a hirap na kanyang binabata.—Inaasahan kong ikaw, tang̃ing ikaw ng̃a lamang, Dios ko, ang nakatatarok ng̃ aking lihim, sa pamamagitan ng̃ kapangyarihan Mong walang hangga...

—¿May mg̃a sanhi po kayang mangyayaring magbung̃a ng̃ pagkasindak at paninimdim?—ang sagot ni Antonia.—Nalalaman kong ang panibugho ay isang damdaming dapat kasuklaman, ng̃uni't isang damdaming napakahirap daigin at pakipaglabanan... Ako man po'y may kinikimkim na panibugho kay Amaury...

—¿Ikaw? ¿Diyata't naninibugho ka rin kay Amaury—ang takangtakang isinagot ng̃ Doktor.

—Opo—ang pakli ni Antonia at tuming̃in sa ibaba—Naninibugho ako sa kanya, sapagka't nalalaman kong siya ang nagtatangkang umagaw sa aking piling sa pinsan kong pinakamamahal; naninibugho ako sa kanya, sapagka't noong kapanahunang siya'y kasama pa natin dito sa bahay ay napapansin kong si Magdalena'y wala nang iba pang pinaguukulan halos ng̃ buo niyang panahon at pagiisip kundi siya lamang, si Amaury lamang... Kaya't nasasabi ko tuloy na mandi'y nalilimutan na nila noon na may isang pusong lihim na nagmamalas at nagmamasid sa kanila.

—¿Kung gayon, ang nangyayari pala sa iyo'y siya ring nangyayari sa akin?

—Humigitkumulang na po marahil... Ng̃uni't, salamat sa Dios at ako'y natutong magtimpi at ng̃ayo'y nahahanda akong talaga upang sabihin ko sa inyo ang ganitong katotohanan: "Si Amaury at si Magdalena ay nagmamahalan nang walang katulad, at dahil dito'y kai-

langan ang sila'y papagisahing dibdib, sapagka't kung magkakahiwalay o magkakalayo sila, ay matatapos sa pagkasawi ang kanilang kapa'aran".

Sakbibi ng di masayod na kalungkutan na napailing ang Doktor. Datapwa't gayon ma'y minarapat niyang ipabasa kay Antonia ang mga huling talatang kasusulat pa lamang sa kanyang aklat-talaan.

Pagkatapos na mabasa ng malakas ni Antonia ang mga pangungusap na yaon, ay nagwika:

—Itahimik po ninyo ang inyong kalooban, amain ko. Si Magdalena ay hindi na po sinumpong ng ubo, saglit man.

—¡Dios ko!—ang pahimutok na nawika ni Dr. Abrigny, kasabay ang pagpapako ng tingin kay Antonia.—Ang lahat pala'y nahuhulaan ng batang ito. Nalalaman na pala ang tanang mga nangyayari.

—Siya pong tunay, tio; natatarok ko nga po ang damdaming naghahari ngayon sa inyong puso, at dahil dito'y nais kong pagsipisipin ninyo, na, yamang si Magdalena'y papagaasawahin din lamang, ay ¿bakit di natin tutulutan at mamabutihin na si Amaury na nga ang kanyang maging kaisangpalad? ¿Ipinalalagay ba ninyo na ang kaligayahan ni Magdalena'y siya nating ikasasawi? ¿Magkakaroon kaya tayo ng loob upang ang kaluwalhatian ng kanyang kaluluwa'y agawin natin sa kanya?... Bayaan po nating silang dalawa ni Amaury ay maging mapa'ad kapwa, at huwag tayong humadlang, nang wala sa matwid, sa kapalarang darating sa kanila. Huwag ninyong alalahanin na kung sakasaka'i't makapagasawa na si Magdalena ay magiisa na kayo sa buhay na ito; huwag nga, sapagka't kayo nama'y sasamahan ng inyong pamangking si Antonia na ang pagmamahal sa inyo'y walang kahambing at ta'astas ninyong walang minamahal na iba pa kundi kayo lamang at kailan man nama'y hindi nagaakalang lumayo sa inyong piling. Kung sa bagay ay batid kong ang halaga ni Magdalena, para sa inyong puso, ay hindi maaaring timbangan ni An-

tonia; ñguni't ang masasabi ko nang tahasan ay isa rin namang tunay na anak na napabibilang sa inyo si Antonia bagama't siya'y hindi gaanong mariwasa at walang sapat na kagandahang tulad ñg inyong anak na si Magdalena. Dahil dito'y hindi ninyo aala'ahanin na may mahahalinang maghandog ng pagibig sa kanya at sadya namang ipinañgañgako niya sa kanyang sarili,—at ang pangakong ito'y itinuturing nang isang panata sa habang buhay,—na siya'y hindi na iibig kanino man, sapagka't ang buong buhay niya'y inilalaan na lamang sa paglilingkod at pagbibigay-aliw sa inyong katandaan... At kayo naman, iginagalang kong tio, ay siyang magiging ligaya ñg kanyang buhay.

—Datapwa't alinsunod sa pagkaalam ko, si Felipe Aubray—iyang matalik na kaibigan ni Amaury—ay nahahaling ñg pañgingibig sa iyo. ¿At di ba naman tinutugon mo ang kanyang damdamin?

—¡Ay, tio!—ang tañging naisagot ni Antonia na mandi'y sinisikap na maaliw ang pagkahapis ñg matanda.

—Kung gayo'y huwag na nating pagusapan pa ang bagay na iyan. Mangyayari ang lahat nang alinsunod sa iyong nais, na kung pagtutuusi'y siya rin namang hinahañgad kong mangyari. Datapwa't sa palagay ko'y kinakailañgang hiñgan natin ñg paliwanag si Amaury, sapagka't mangyayari namang tayo'y nagkakamali sa pagbibintang sa kanya, at kung magkakaganito... kung sakali't hindi ñga niya iniibig si Magdalena...

—May kahirapan pong mangyari ang inyong mña hinagap na iyan, mahal kong tio. Marapat pa ñgang magtumibay sa inyong loob ang paniwalang pinipintuho ni Amaury ang pinsan kong si Magdalena... Hindi po ako nagaalinlañgan munti man sa katotohanan ñg ganito kong paniwala.

Hindi na kumibo si Dr. Abrigny, sapagka't ang totoo'y magkatulad na talaga ang pagkukuro nilang dalawa ni Antonia tungkol sa bagay na ito.

Walang anuano'y nabuksan ang pinto ñg silid na ki-

naduruonan ng̃ magamain, at makasandali'y pumasok si Jose at ibinalitang ang utusan ni Amaury ay may taglay na isang sulat na padala ng̃ kanyang pang̃inoon.

Si Dr. Abrigny at si Antonia ay nagkapalitan ng̃ ting̃in at nagkaunawaan wari ng̃ kanikanyang niloloob. Bawa't isa sa kanila'y humula sa laman ng̃ sulat ni Amaury.

—Sabihin mo kay German—ang kapagkuwa'y ipinahayag ng̃ Doktor sa kanyang utusang si Jose nang nasa kamay na niya ang sulat—na maghintay siyang sumandali upang madala na niya ang aking kasagutan.

Nasa kamay na ng̃ Doktor ang sulat ni Amaury ay hindi pa rin magkaroon ng̃ sapat na lakas ng̃ loob upang yao'y basahin.

—Tibayan po ninyo ang inyong kalooban—ang sinabi ni Antonia nang mapansin ang pagkapatigagal ng̃ kanyang amain.

Masasabing wala sa loob na tinupad ni Dr. Abrigny ang ipinayo sa kanya ni Antonia, sapagka't pagkatapos na mabuksan ang, sulat at ito'y mabasa ng̃ pasapyaw, ay iniabot sa kanyang pamangkin; ng̃uni't yao'y tinanggihan nito, kasabay ang sabing:

—Hindi ko na po kailang̃ang mabasa pa iyan, tio, sapagka't nahuhulaan ko na kung ano ang sinasabi.

—May katwiran ka ng̃a—ang parang patibay na isinagot ni Dr. Abrigny;—walang nilalaman ang sulat na ito kundi pawang salita lamang, salita at salita lamang.

—¿Diyata't pulós na salita po lamang ang natunghan ninyo sa sulat na iyan?—ang masiglang itinanong ni Antonia, kasabay ng̃ pagagaw sa liham sa kamay ng̃ kanyang amain.

—Pawang salita ng̃a lamang—ang ulit ng̃ Doktor,—pawang salita lamang na karaniwang ginagamit niyang mg̃a pusong mapang̃arapin upang maagaw sa mg̃a magulang ang kaligayahan ng̃ mg̃a anak...

Sa pagsasauli ni Antonia sa kanyang amain ng̃ sulat ni Amaury, ay nagwika ng̃ ganito:

—Paniwalaan po ninyo, tio, itong sasabihin ko. Ang pagibig ni Amaury kay Magdalena ay isang pagibig na dalisay at tapat. Ako, na tulad ninyong nakabasa ng sulat na iyan, ay nakatuklas ng di lamang mga salita kundi mga pangungusap na nagmumula sa kaibuturan ng dibdib; anupa't ang liham na ito'y hindi inilagda ng pagiisip kundi ng pusong inaapawan ng isang pagsintang walang kawangis.

—Kung gayo'y...

Hindi na natapos ang sasabihing ito ng matanda sapagka't noon di'y maliksing inabután ni Antonia ng isang panulat at ito'y kinuha naman karakaraka ng Doktor, at makasandali pa'y itinitik ang mga sumusunod.

*Mahal kong Amaury:—Pumarito ka bukas. Ikaw ay hihintayin ko sa ikalabingisang oras ng umaga. Ang iyong ama,—Leopoldo Abrigny*

—¿At bakit po di pa sa gabi na ring ito ninyo siya kausapin?—ang itinanong ni Antonia, na sa pamamagitan ng kanyang maliksing sulyap ay nabasa ang maiksing sulat na itinitik ni Dr. Abrigny.

—Hindi dapat, Antonia, ayokong siya'y makausap ko sa gabing ito, sapagka't ang kaawaawang anak ko'y magdaranas ng mga pangyayaring magdudulot sa kanya ng di kakaunting hilahil at pagkabalisa. Ang mabuti'y paroon ka ngayon din kay Magdalena at ibalita mo sa kanyang pinadalhan ko na ng sulat si Amaury na kaipala'y magsasadya rito bukas ng umaga.

At ibinigay ng Doktor sa utusan ni Amaury ang sulat na kasagutan niya sa liham ng binata.

# VI

MATAAS na ang araw nang magising si Magdalena kinabukasan. Dahil sa di maulatang sakit ng̃ loob na kanyang tinanggap nang sinundang araw, ay nararamdaman pa rin niya ang di pangkaraniwang pan-hihina ng̃ kanyang katawan.

Makasandali'y tinawag ang kanyang utusan at pinabuksan dito ang mg̃a bintana ng̃ kanyang silid.

Sa pader na nasa dakong labas ng̃ palasiong kinatitirhan ni Magdalena, ay may isang malagong puno ng̃ hasmin na nang mg̃a araw na yao'y kasalukuyang namumulaklak ng̃ buong sagana at nagsasabog ng̃ samyong nakaaaliw sa silid ng̃ dalaga.

Si Magdalena'y lubhang maibigin sa bulaklak at lalunglalo na sa halimuyak nito, kaya't iniutos niya sa kanyang alila na siya'y ikuha ng̃ ilang bulaklak ng̃ hasmin na kinaugalian na niyang paglibang̃an.

Sa mg̃a sandaling yao'y kasalukuyan nang naglili-waliw sa halamanan si Antonia na walang tang̃ing bala bal sa katawan kundi isang peinador na batista. Ang kanyang malusog at masiglang katawan ay siyang nagtutulot sa kanya upang gumawa ng̃ mg̃a bagaybagay na kay Magdalena'y ipinagbabawal gawin dahil sa kaselang̃an ng̃ katawan nito.

Si Magdalena, upang magkaroon ng̃ mg̃a bulaklak na kanyang kinahihimalin̄gan, ay nang̃ang̃ailang̃an pa munang huming̃i buhat sa kanyang pagkakahiga; subali't si Antonia, na may liksing kaparis ng̃ sa isang ibon, ay

nananaog na magisa sa hardin upang makapamupol nḡ mḡa bulaklak na minamainam niyang lalo; anupa't hindi siya nanḡanḡamba sa hamog nḡ gabi at sa simoy nḡ madaling-araw. Ang pangyayaring ito'y siyang tanḡing ikinapapanaghili ni Magdalena sa kanyang pinsan. Si Magdalena ay higit na maganda at lalong mayaman kaysa kay Antonia.

Nang umagang yaon at laban sa ugali ni Antonia, ay hindi ang pamimitas nḡ bulaklak ang kanyang ginawa sa paglilibot sa loob nḡ hardin, kundi ang kusang pagsasarili upang maiukol ang kanyang panahon sa malalim at malungkot na pagdidilidili sa kanyang palad.

Buhat sa hihigan ay sinusundan nḡ tinḡin ni Magdalena ang lahat nḡ kilos ni Antonia, at sa kanyang mḡa tinḡin ay nahahalata ang isang pagkabalisang di pangkaraniwan. Saka pa lamang muling inilagmak ang kanyang nanghihinang katawan, nang si Antonia ay di na maabot nḡ kanyang tinḡin sa dahilang yao'y lumiko sa gawing likuran nḡ bahay. At sa muling paghiga ni Magdalena ay napabuntong-hininga siya nḡ malalim.

—¿Ano ang damdam mo nḡayon?—ang unang tanong ni Dr. Abrigay pagpasok na pagpasok sa silid ni Magdalena.

—Ang nararamdaman ko po'y ang kaligayahang naghahari nḡayon sa puso ni Antonia—ang isinagot nḡ maysakit.—Samantalang siya'y malayang malaya ako nama'y nariritong mandi'y nahatulan nang mabilanggo sa habang buhay... At nararamdaman kong ang sinag nḡ araw ay napakainit... At nararamdaman ko ring napakalamig ang hanḡin sa hapon... Anupa't ganyan nḡ ganyan: paulitulit na lamang ang mḡa pangyayaring iyang namamalas at nadadama ko sa arawaraw... ¿Ano't hindi ako payagang makapanaog at magkaroon nḡ layang makatakbo?... ¿sapagka't ako po ba'y maysakit?

—¡Aba, hindi, anak ko! Wala kang sakit; munti mang karamdaman ay wala ka nḡa. Tanḡing nakapipigil sa iyo ang kahinaan nḡ iyong katawan... Subali't kung sadyang

nais mo ang makapamuhay ng̃ malaya at makasanghap ng̃ masarap na hang̃in, ay dadalhin kita sa Yeres, sa Nisa o sa Nápoles, at sa isang tahanan sa loob ng̃ alinman sa tatlong siudad na iyan na lubhang kaakitakit, ay papayag na akong magawa mo ang lahat ng̃ iyong iibigin...

—Datapwa't, ¿siya po ba'y makakasama natin?—ang isinagot ni Magdalenang sinabayan ng̃ ting̃in sa kanyang ama, ng̃uni't ting̃ing nagpapahayag ng̃ pagaagamagam.

—Oo, anak ko, makakasama natin si Amaury, yamang kailang̃an mong makita siya...

—Di kung gayo'y hindi na ninyo siya kagagalitan, hindi na ninyo siya pagpapakitaan ng̃ masung̃it na mukha at pagpapariggan ng̃ masasakit na pang̃ung̃usap, gaya ng̃ nangyari kahapon?...

—Huwag kang magalala ng̃ anuman, Magdalena. Talastas mo nang pinagsisisihan ko ang aking nagawa, at katunaya'y sinulatan ko siya kagabi rin upang siya'y pumarito.

—Mabuti ng̃a po ang inyong ginawa, ama ko, sapagka't kung ipagbabawal ninyo ang ako'y kanyang mahalin at ibigin, ang kanyang pagibig at pagmamahal ay mabubuhos na lahat sa pinsan kong si Antonia, at kung magkakaganito'y mamámatáy po akong walang pagsala sa matinding sakit ng̃ loob...

—¿Ano ba't ang pagkamatay ang binabanggit mo, anak ko?—ang tanong ng̃ Doktor at hinawakan ang mg̃a kamay ni Magdalena.—Huwag ka sanang magisip ng̃ bagay na iyang nagdudulot sa kalulwa ko ng̃ di mailarawang pagkahapis...

—Ng̃uni't hindi ko po naman sinasabing ibig ko nang mamatay, ama ko; at isinusumpa kong hindi ng̃a. Sa mg̃a araw na ito'y dumaramdam ako ng̃ di masayod na kaligayahan, kaya't di tumpak ang ako'y magisip ng̃ papaganyan. A bukod dito'y ¿di ba't kayo ang pinakapang̃unang mediko sa buong Paris? Kung gayo'y hindi ninyo

pababayaang mamatay nĝ pagayon lamang ako na iyong anák.

Napabuntunghininĝa si Dr. Abrigny.

—¡Ay!—ang marahang naihimutok niya.—Kung ang karununĝang napagaabot ko'y sadyang may bisang tulad nĝ iyong pagpapalagay, sana'y buhay pa hanggang sa mĝa araw na ito ang iyong mabait na iná... ¿Maaari bang sabihin mo sa akin, Magdalena, kung ano ang pinagaabalahan nĝayon nĝ iyong pagiisip, upang di masayang sa atin ang panahon? Tingnan mo at tumutugtog na ang ikasampung oras at si Amaury ay darating dito sa ikalabingisa, sapagka't sa oras na ito ko siya tinipan.

—Kung gayo'y ipatatawag ko po si Antonia upang ako'y matulunĝan niyang magbihis. Sa loob nĝ ilang saglit ay magiging handa na ako sa lahat nĝ inyong ipaguutos sa akin. Tingnan ko naman kung nĝayo'y tatawagin pa rin ninyo akong tamad, gaya nĝ pinagkakaugalian nang pagpapalagay ninyo sa akin.

—Tinatawag kitang tamad, anák ko, sapagka't ikaw ay tamad nĝa...

—Nĝuni't dapat po ninyong isaalangalang na ako'y hindi nakararamdam nĝ ginhawa kundi kung nakahiga lamang. Kung ako'y nakatayo o nakabanĝon ay hirap at pagkahapo ang nararamdaman ko.

—¿Dumamdam ka ba nĝ sakít sa loob nitong mĝa araw na lumipas, na di mo ipinagbigay-sabi sa akin?

—Hindi po, amá ko; tuwina'y mabuti ang damdam ko. Talastas na ninyo na ang nagpapahirap sa akin ay hindi isang karamdamang tuwina'y nararamdaman, kundi nagbibigay din nĝ katahimikan sa akin maminsanminsan. Ang totoo, sa mĝa sandaling ito, amá ko, ay wala akong nararamdamang anuman: ang katawan ko'y malakas at masigla... Kayo'y nasa aking tabi at mayamaya lamang ay makikita ko na si Amaury... Ako'y naliligayahan at isang kasyahangloob na di pangkaraniwan ang naghahari nĝayon sa aking puso.

—Tingnan mo, Magdalena, at hayun si Amaury...

—¿Saan po naruroon?—ang sunggab ng̃ dalaga.

—Hayun sa hardin at kausapusap ni Antonia. Napagkikilalang nagkamali siya sa oras na dapat niyang iparito—ang wika ng̃ Doktor na may kasabay na ng̃iti; —sapagka't sinasabi ko sa aking sulat na pumarito siya sa ganap na ika 11:00, ng̃uni't di sasalang dahil sa kanyang malaking pananabik na makarating dito agad at sa di masayod na katuwaang biglang naghari sa kanyang puso, ay nabasa ng̃ ika 10:00 ang nakasulat na ika 11:00 ng̃ umaga.

—¿Na siya'y kausapusap ni Antonia sa hardin?—ang pabulalas na naitanong ni Magdalena at sinundan ng̃ bang̃on upang maihagis ang ting̃in sa dakong inihihimatong sa kanya ni Dr. Abrigny.—¡Naruroon ng̃a!... Utang na loob, Tatay, ay tawagin lamang ninyo ng̃ayon din si Antonia, sapagka't ako'y magbibihis at kailang̃ang tulung̃an niya ako.

Dumung̃aw agad si Dr. Abrigny at tinawag si Antonia.

Dahil sa malaking pagkabiglang nangyari sa binata, palibhasa'y hindi niya nais na mamalayan sa bahay ang maagang pagkaparoon niya, ay maliksi siyang nagtago sa ilang punungkahoy, at sa ginawa niyang ito'y may paniwala siyang walang nakakita sa kanya.

Pagkaraan ng̃ ilang sandali'y pumasok si Antonia sa silid ng̃ kanyang pinsan, at samantalang nagbibihis si Magdalena'y lumabas muna ang Doktor. Pagkalipas pa ng̃ may isang oras ay naiwan si Magdalena sa silid; si Dr. Abrigny at si Antonia ay kapwa nagtuloy sa loob ng̃ tanggapan at naghintay sa pagdating ni Amaury.

Isang alilang lalaki ang nagbigay alam na si Amaury ay ibig makipagkita sa Doktor. Pagpasok ng̃ binata sa malaking salon ay nakang̃iti na si Dr. Abrigny na siya'y sinalubong. Si Amaury ay buong pitagan at may kahalong pagkamahinhin na nakipagkamay sa matanda. Noon di'y sinamahan siya ng̃ Doktor sa silid ni Magdalena,

Sa mga matá ng maysakit ay sumungaw ang bahagyang panggigilalas.

—Anák ko—ang wika ng Doktor kay Magdalena;—naririto si Amaury Leobilye na iyong kasintahan at makakaisang dibdib.—Amaury—ang patuloy at tiningnan ang binata,—hayan si Magdalena Abrigny na makakaisang palad mo.

Si Magdalena ay napasigaw sa malaking galak at si Amaury ay napaluhod sa harap ni Magdalena dahil sa di inaakalang pagtatamo ng gayong kapalarang walang kahambing. Subali't siya'y nagtindig agad nang kanyang makitang si Magdalena ay susumpungin na naman ng kanyang sakit na pagkawala ng malay-tao.

Sa gayo'y agadagad na naglapit si Dr. Abrigny ng isang likmuan sa kanyang anák. Si Magdalena'y napalugmok, sapagka't matuling nagtatanan sa mga sandaling yaon ang bahagyang lakas na nalalabi pa sa kanyang katawan.

Di mabilang na mga damdamin ng puso at sarisaring panimdim ng kaluluwa ang nagtutulong ng paghahari sa buong katauhan ni Magdalena, mga panimdim at damdaming gumigiba ng kapangyarihan ng kanyang isip at lakas ng kanyang kalooban, kung kaya't maging ang isang katuwaang walang kawangis at maging ang isang kalumbayang di malirip, ay naghahatid sa kanyang buhay sa labi ng libingan.

Mahabang sandaling ipinikit ng dalaga ang kanyang mga mata; nguni't nang muli siyang dumilat ay nakita niya si Amaury na nakaluhod sa kanyang piling at si Dr. Abrigny ay nakayakap naman sa kanya.

Samantalang hinahagkan ni Amaury ang mga kamay ni Magdalena upang ito'y pagsaulan ng buhay, si Dr. Abrigny nama'y walang malamang gawin para manumbalik ang lakas ng kanyang anák, na ibig pumanaw.

¡Makailang ulit na tinawagtawag ng Doktor—tinawagtawag ng buong giliw,—ang matamis na pangalan ng kanyang anák na minumutya!

Nang pagsaulan si Magdalena, ang unang halik niya'y ikinintal sa noo ng amang nagmamahal; ang kanyang unang tingin na punungpuno ng pagirog ay iniukol namah sa binatang buhay ng kanyang buhay.

—Mahal kong Amaury—ang sinabi ng Doktor,—ngayo'y isa kang bilanggo sa aming tahanan at dahil dito'y nais kong iukol natin ang maghapong ito sa pagbalangkas ng mainam na panukala... Ito'y sinasabi at n imumungkahi ko dahil sa paniniwalang minamarapat mong maging katapatan ng isang amá na para sa iyo marahil ay mapaghariharian.

—Siya pong dapat mangyari, amá ko... (Inaasahan kong ngayo'y may matwid at karapatan na akong kayo'y tawagin kong amá.) Sapagka't ipinalalagay ko na ang malaki't biglangbiglang pagbabago ninyo sa akin ay nagbuhat din sa kakulangan ko ng pagtatapat sa iyo.

—Siyanga, Amaury, hindi ka nagkakamali sa ganyang hinuha mo; nguni't huwag na nating pagusapan pa ang bagay na iyan—ang nakangiting isinagot ng Doktor: —Ang pagkukulang na nagawa mo sa akin ay ipinatatawad ko sa iyo kung ipinatatawad mo naman ang nagawa kong pagkabugnot at kasungitan. Anupa't ngayo'y wala na tayong dapat isipin kundi ang magtinginan at magmahalang tulad sa mga tunay na magmamagulang.

Bagama't pinagsumikapang mabuti ni Amaury na maitakda na ang araw na ikagaganap ng pag-iisang dibdib nilang dalawa ni Magdalena, ay napahinuhod din siya sa ipinaliwanag ng matanda, na ang bagay na iyan ay saka na pagusapan; at ang naging dulo ng kanilang paguusap ay ang pagkakayari na magpaparaan na muna sila ng isang katamtamang panahon bago gawin ang pagpapakilala sa madla na si Amaury ay siyang magiging manugang ni Dr. Abrigny.

Subali't hiniling at natamo ng binata na huwag namang maging napakalawig ang panahong pararaanin sa pagpapakilala sa madla na siya ang magiging kaisang

puso ni Magdalena. Anupa't bago sila nagkahiwalay ay pinagkayarian na ang pagpapakilala ay idaraos sa loob ng linggong hahalili at pagkaraan ng dalawang buwan ay gaganapin na ang kanilang pagiisang palad ni Magdalena.

Ang lahat ng kasunduang ito ay pinagtibay ni Dr. Abrigny at ni Amaury sa harap ni Magdalena; kung kaya't kahi't na ang maysakit ay hindi nagsalita kaputok man ay napakinggan niya ng buong liwanag ang lahat at bawa't isa sa mga pangungusap na namulas sa bibig ng Doktor at ng binata.

Lalo pang nakapagbibigay ng kasyahangloob sa mga paningin ng isang malimit makamalas sa mukha ni Magdalena, ang mga pisngi ng dalagang ito na kinababadhaan ng munting pagkahiya sa sarili, at ang kanyang mga tinging nagpapahayag ng isang kaligayahang tinitimpi Sa mukha ni Magdalena ay nasisinag ang ilaw ng kaluwalhatian; ang kanyang katutubong ganda ay lalong nagiibayo ng dilag.. Bakit ang i a pa'y nagpapalipatlipat ng buong yumi ang kanyang mga titig, una'y sa mukha ng kanyang iginagalang na amá, at pagkatapos ay sa mukha ng kanyang pinakamamahal na Amaury...

Nang wala nang iba pang paguusapan ang dalawa, ay nagtindig ang Doktor at si Amaury ay hinudyatang sumunod sa kanya.

—Hala, magpabaya ka pa ngayong magkasakit—ang kapagkuwa'y sinabi kay Magdalena ng Doktor,—at nang makita mo ang iyong hinahanap—anya nang patungo na sa pagalis.

—Marami pong salamat, tatay; ngayo'y magpapalakas na lamang ako—ang natutuwang isinagot ni Magdalena.

—¡Pagkabutibuti ninyo, tatay! Nguni't ¿saan po ninyo dadalhin si Amaury? ¿Bakit hindi ninyo bayaang maiwan dito?

—Sapagka't siya'y kinakailangan ko ngayon. Dinaramdam, ko anák, na siya'y mapawalay sa iyo, nguni't totoong kailangan ang aming lakad. Huwag kang ma-

lulungkot, Magdalena, sa mg̃a sandaling kami'y wala sa mg̃a mata mo, pagka't ang paguusapan namin ni Amaury ay ang paglagay ninyong dalawa sa katahimikan.

Si Amaury ay lumapit kay Magdalena. Pagkatapos na mahagkan ang buhok ng̃ dalaga'y magiliw na nagwika:

—Magbabalik ako agad, Magdalena, ipinang̃ang̃ako ko sa iyo.

Binalak ni Dr. Abrigny na itakda na ang mg̃a tadhana ng̃ kasunduan sa pagiisang dibdib ni Magdalena at ni Amaury. Labis niyang alam ang buong ha'aga ng̃ ariarian ni Amaury na naging ibayo sa dati, sa bisa ng̃ kanyang matalino't mapagmasakit na pang̃ang̃asiwa. Ng̃uni't si Amaury ay hindi nakaaalam muunti man ng̃ tungkol sa kalakhan ng̃ mg̃a pagaari ng̃ kanyang magiging biyenan, bagama't ang totoo'y nakakasingpangtay na rin ng̃ kanyang mg̃a ariarian.

Ipinahayag ni Dr. Abrigny na ang *dote* ng̃ kanyang anák sa pagaasawa kay Amaury, ay isang ang̃aw na pranko.

Ipinalagay ni Amaury na sinadya ni Dr. Abrigny na maging malaki ang halagang ito upang wala siyang iabot at maging sanhi o matwid ng̃ pagtutol na kanyang nararamdamang naghahari sa kalooban ng̃ Doktor sa ika pagiisang palad nilang dalawa ni Magdalena. Naisaloob tuloy ni Amaury na ang manugang na hinahanap ni Dr. Abrigny ay isang lalaking mayaman at maaaring makasunod sa lahat ng̃ kakailang̃anin ni Magdalena at sampung amá nito. Subali't gayon ma'y pinilit din ng̃ binata na siya'y malibang at pinapanaig na lamang sa sarili ang paggunita sa matamis na pagmamahal sa kanya ni Magdalena at ang inaasahan niyang lalong magtatalik na pagirog nito sa mg̃a araw na darating.

May kalahating oras ang itinagal ng̃ paguusap ni Amaury at ni Dr. Abrigny. Sapagka't nahalata ng̃ Doktor na dumaramdam na si Amaury ng̃ pagkainip sa gayong paguusap, ay minabuting ito'y tapusin na

Nang mapagisa si Amaury, ay nagdudumaling nagtung̃o sa salong pinagiwanan niya kay Magdalena.

## VII

DATAPWA'T nang mğa sandaling yao'y nasa loob ng halamanan si Magdalena. Nagiisa siyang nanaog sa hardin, kaya't si Antonia ay naiwan sa loob nğ salón na kanikanina lamang ay kinaduroonan nilang magpinsan.

Tinangka sanang lumabas sa salón si Antonia nang makita nitong papasok si Amaury, nğuni't dahil sa pagaalalang baka siya maparatangang nasusuklam na makipagharap sa binata, ay kaya't hindi natuloy ang kanyang balak, at nagbalik at nakanğiting binati ang binatang dumarating:

—¿Maligaya na po ba kayo ngayon, mang Amaury?

—¡Labislabis po, aling Antonia!... Kahi't ninyo ako pinapanghula nğ kaunti kaninang umaga, ay hindi ko inakalang ang matamis na katotohanang namamalas ko nğayon ay darating na sa akin sa mğa araw na ito... ¿At kayo po naman?—ang sabi pa ni Amaury—Magsabi nğa po kayo nğ totoo: ¿Kailan ko naman kayo mahahandugan nğ maligayang bati?—ang masayang tanong ni Amaury sa dalaga hanggang sa maihatid ito sa luklukan.

—¿Handugan ninyo ako nğ maligayang bati?—ang anyong namamangha at nagdaramdam na isinagot ni Antonia.—¿Paanong inakala ninyong mangyayari sa akin ang bagay na iyan? ¿May panahon kayang darating sa aking palad gaya nğ mğa araw na mandi'y hinuhulaan ninyong sasapit?

—¿At bakit po hindi? Magasawa po kayo at makikita ninyo kung hindi darating ang panahong binabanggit ko. Ni sa inyong lipi, ni sa inyong gulang, ni sa

inyong tindig ay hindi maaaring masabing kayo'y sumilang dito sa maliwanag upang magsuot ng damit ng santa...

—Kung gayon—ang walang kangiti ngiting isinagot ni Antonia,—ay tandaan ninyo itong sasabihin ko ngayon: ¡Ako'y hindi magaasawa magpakailan man!

Dahil sa tinig at hawig ng pagkabigkas ni Antonia ng mga salitang ito, ay sinalagimsiman ng pagkabigla si Amaury. Makaisangdali'y saka pa lamang sumagot:

—¡Naku naman!... ¿Diyata't nakapagsasabi kayo ng ganyan at sa harap ko pa naman? Kung di ko sana kilala kung sino ang taong makapagpapabago ng inyong mga panukala at isipan...

—Alam ko na kung sino ang tinutukoy ninyo—ang itinugon ni Antonia na may kasabay na isang ngiting malungkot.—Nguni't kailangang sabihin ko na kayo'y nagkakamali. Ang taong ipinagbibintang ninyo ay ni hindi man lamang yata tumitingin sa akin kahi't ako'y nakikita kaya ni hindi man lamang nagiisip ng kahi't ano... ¿At sino kaya naman ang magkakamaling maghandog ng pagibig sa isang maralitang ulila? Upang sabihin ko ang totoo, ginoong Leobilye, ay talagang walangwala pa akong iniibig, kahima't sino man...

—¡Ah!... Kung gayo'y talagang kayo, aling Antonia, ang nagkakamali—ang tugon ni Amanry.—Hindi totoong kayo'y maralita gaya ng inyong sabi at palagay, sapagka't kayo'y pamangkin ni Dr. Abrigny at pinsang buo ni Magdalena. Nalalaman kong kayo ay may isang ariariang nagkakahalaga ng 200 000 pranko, at ang halagang iyan sa mga araw na ito'y nangangahulugan ng tatlong ibayo ng itinuturing na kayamanan ng ilang marangal na tao sa Pransia.

—Kung sa bagay ay hindi nga po kaila sa akin na ang amain ko ay may isang pusong marangal at hindi ako nangangailangan ng kahi't maliit na katunayan upang ako'y lubos na manghawak sa paniniwala kong ito; at dahil sa katotohanang ito'y kung kaya't wala akong ma-

kitang matwid upang ang karangalang iyan ng̃ puso at kabutihan ng̃ aking amain, ay gantihin ko lamang pagkatapos ng̃ kawalang turing at ng̃ isang ikasusukal ng̃ loob na walang pang̃alawa. Sa pagaasawa ni Magdalena ay mapagiisa nang walang pagsala ang aking amain, at kung magkaganito na ay hindi ko hahang̃aring mapawalay pa ako sa kanyang piling hangga't mamarapatin niya. At pagkatapos, ang aking kapalaran sa hinaharap ay ipagpapaubaya ko na sa Dios...

Ipinahayag ng̃ dalaga ang mg̃a bagay na ito ng̃ buong katining̃ang loob, kaya't ipinalagay ni Amaury na kahi't anoman ang kanyang sabihin ay talagang mahirap nang mapapagbago ng̃ akala at isipan si Antonia.

Di kinukusa'y napisil niya ang kamay ng̃ dalaga, tulad sa pagpisil na ginagawa ng̃ isang kapatid na nagdadalang habag sa kanyang kaputol ng̃ pusod na dumaraing at nalulunos...

Ng̃uni't walang anuano'y biglang iniurong ni Antonia ang kanyang kamay na hawakhawak ng̃ binata.

Dalidaling lumingon si Amaury upang malaman kung ano ang naging sanhi ng̃ gayong di niya inaantay na paning̃ilag ni Antonia. Natanaw niyang si Magdalena ay nakatingin sa kanila at mandi'y panatag na pinanonood ang kanilang pagkakaayos.

Sa mg̃a pisngi ni Magdalena ay biglang napalarawan nang mg̃a sandaling yaon ang pamumutla.

Patakbong lumapit si Amaury kay Magdalena at marahang tumanong:

—¿Bakit, Magdalena? ¿Ano ang nangyayari sa iyo? ¿Masama na naman ba ang katawan mo?...

—Walang nangyayari sa akin, Amaury—ang marahang isinagot ng̃ nalulunos na dalaga.—Ako'y walang sakit... Marahil ay si Antonia ang may karamdaman ng̃ayon Tingnan mo't pagkalungkutlungkot ng̃ kanyang mukha...

—Siyang̃a, siya'y nalulungkot; at kanikanina lamang ay itinatanong ko sa kanya ang sanhi ng̃ kanyang ipinagkakagayon. ¿Hindi mo ba alam, Magdalena, kung ba-

kit? Ang sabi sa aki'y hindi siya magaasawa kailan man. ¡Baka kaya mayroong naiibig, ah!...

—¡Aba, oo! Hindi ka nagkakamali, Amaury, talaga ñgang may iniibig si Antonia, at ¿gusto mo bang makilala kung sino?... Ñguni't huwag na, saka na; sa ibang araw na natin pagusapan ang bagay na iyan. Lapitan natin siya at ating kausapin; aliwin natin siya. Ang ganitong paguusap natin na parang anasan o bulungan ay di malayong hindi niya mabutihin at kaipala'y nakararagdag pang lalo sa mabibigat na pasanin ng kanyang kaluluwa.

Hindi isang kalabisan ang palapalagay ng magkasi. Si Antonia, nang mga sandaling yaon ay kinahahalataan ng isang damdaming balisangbalisa. parang ginigiyagis ng isang gunitang nakapangingilabot.

Magkaakbay na lumapit ang dalawa sa kinaduroonan ni Antonia. Ñguni't anomang pamanhik ang kanilang ginawa ay hindi nila napahinuhod na umupo. Nagdahilang may susulating isang liham, at dalidaling nasok sa kanyang silid.

Nang makalayo na si Antonia ay saka pa lamang nakahinga ng maluwag si Magdalena. At ang salitaan ng dalawang magkasi ay nabalik sa paghahanda para sa araw na lalong mapalad na ngayon pa'y nangangako na sa kanila ng maluwalhating bukas...

Kabilang sa mga binabalangkas nila sa isip, sakaling maganap na ang matibay na pagkakatali ng kanilang puso, ang gumawa ng mahahabang paglalakbay sa Italia; at sa gitna ng pagtatalik ng kanilang panibagong pagsusumpaan, ay muling nulas sa kanilang mga labi ang matitibay na pangako na sa hinaharap ay lalu't lalong pasasariwain nila ang kanilang pagibig sa bisa ng pagtatapat ng isa't isa at ng walang pagmamaliw na pagsusunuran.

Nasa ganitong kalagayan ang dalawa nang sila'y lisanin ng hapon at pasalubungan ng mga unang bati ng gabi.

Mayamaya'y dumating si Dr. Abrigny na kasama ni Antonia at kapwa may masayang mukhang lumapit sa dalawa.

Hindi na mĝa pangungusap na nagaapoy sa pagkagalit ang nuias sa bibig nĝ Doktor sa harap nĝ ayos at kalagayang yaon ni Amaury at ni Magdalena, kundi mĝa nĝiting nagpapahayag nĝ tuwa at kasyahang loob. At kapagkuwa'y nagwika:

—¡Mĝa anák ko!...

Si Antonia, kaipala'y dahil sa karunungang magpigil sa mĝa simbuyo nĝ kalooban o sa kasanayang magpatanaw nĝ nĝiti kahi't naghihirap ang loob, ay lalo nang naging mapanghalina nang mĝa sandaling yaon, sa pamamagitan nĝ mĝa katutubong katanĝian at di pangkaraniwang hiyas nĝ kanyang pagkadalaga na ginamit sa gayong pagkakaharapharapan. Subali't sa mĝa matá nĝ isang masusing mapagsiyasat at mapagmasid, ay walang pagsalang ang gayo'y bibigyang kahulugan na isang pagkagalak na gawagawa lamang at isang kasyahang loob na inililuhang lihim nĝ kaluluwa.

Dahil sa pagkalanĝo nĝ dalawang magsinggiliw sa matamis at mabisang alak nĝ pagsuyo, ay waring hindi na nakikita ang mĝa nangyayari sa kanilang tabi at ang mĝa bagay na nasa kanilang harap, subali't gayon ma'y maminsanminsan ding naipaaalala ni Magdalena kay Amaury, pagpapaalalang ginagawa noon dito sa pamamagitan nĝ marahang pagsiko, na huwag silang magpakalabis sapagka't sila'y nakikita ni Dr. Abrigny. At sa ganito'y saka pa lamang nagkakaroon nĝ isang kulay na panglahat ang mĝa bagay na kanilang pinaguusapan.

# VIII

NANG magbangon si Amaury kinabukasan ay masigla ang puso at masaya ang panimdim.

Pagkatapos na maipagbigay-alam sa kanya ni German na si Felipe Aubray ay nagnanasang makipagkita sa kanya ng umagang yaon, ay nagunita niya na si Felipe ay may dalawang araw nang nagsadya sa kanyang bahay upang pangutangan siya ng loob, nguni't sa dahilang ipinagtapat niyang gulunggulo ang kanyang pag-iisip nang araw na yaon, ay kung kaya't napagkayarian nilang dalawa na ipagpaibang araw na ang kanilang pagpapanayam,

Sa muling pagsasadya ngayon ni Felipe sa bahay ni Amaury ay taglay niya sa puso ang balak na itanong kapagkaraka sa kaibigan kung siya'y maaari nang mapagukulan ng panahon upang dinggin ang kanyang pakay.

Ipinagutos ni Amaury na papasukin agad ni Felipe Nang ito'y matanaw na niya ay sinalubong na masaya ang mukha at sa mga labi'y sumusungaw ang kasyahang loob.

Subali't si Felipe ay hindi man lamang ngingiti: sa kanyang mukha ay nababakas ang isang pagkabalisang naghahari sa dibdib.

Bagama't mga unang oras lamang ng umaga noon, ay nakasuot si Felipe ng damit na naaalinsunod sa kapanahunan para sa isang pagdalaw o pagsasadya sa tahanan ng matataas na tao.

Hinintay muna ni Felipe na makalabas ang utusan

ng̃ kanyang kaibigan, saka tumanong ng̃ ganito, na di man lamang umupo:

—¿Nakahanda ka na bang tumanggap sa akin? ¿Magiging mapalad na kaya ang pagkaparito ko ng̃ayon na di gaya ng̃ nangyari kamakalawa?

—Kaibigang Felipe—ang isinagot ni Amaury,—huwag mong ipagtanim o ipagdalang galit ang munting pagkabalam ng̃ pagdinig ko sa sadya mo sa akin; ng̃uni't ikaw rin ang nagkamali sapagka't tila hindi mo nahulaan na noo'y talagang masama ang aking ulo at dahil dito'y hindi ako nakahandang duminig ng̃ anomang lihim na ipagtatapat sa akin ng̃ isang katoto. Datapwa't ng̃ayon ay napapanahon na ng̃a ang iyong pagkaparito, kaya't umupo ka, kaibigan, at sabihin mo ang tunay na sanhi ng̃ ng̃ayo'y pagdulog mo sa akin.

Sumung̃aw sa mg̃a labi ni Felipe ang isang ng̃iti ng̃ kasyahang loob; makasandali pa'y nagpahayag ng̃ ganito:

—Ipinamamanhik ko sa iyo, kaibigang Amaury, na sa pakikipagusap kong ito ng̃ayon ay huwag mong kalilimutan na ako ay isang abogado, at ang ganito'y nang̃ang̃ahulugan na dapat mong pakinggan ng̃ buong hinahon ang aking mg̃a ipahahayag, huwag ka munang sasagot ni huwag mong hahadlang̃an ang aking pagsasalita habang hindi pa natatapos ang aking mg̃a sinasabi Subali't maipagpapauna ko na sa iyo na ang aking mg̃a ipahahayag ay hindi naman makauubos ng̃ labinglimang minuto.

—¡Sangayon ako, sangayon ako!—ang nakatawang sagot ni Amaury.—Ng̃uni't paging̃atan mong huwag kang lalagpas sa panahong itinataning mo sapagka't habang nagsasalita ka'y titingnan ko ang aking orasan. Hala, magpasimula ka na ng̃ayong ika 9:10...

Dinukot ni Felipe ang kanyang orasan at tiningnan kung ito'y may isang oras na gaya ng̃ nasasabi sa relos na hawak ni Amaury; ng̃uni't sa dahilang nakita niyang hindi magkaparis ay patutol na nagwika:

—¡Aba, ang relos mo'y adelantado ng̃ limang minuto!

—¿Baka iyang iyo ang atrasado? May katwiran ng̃a yata ako sa paniniwalang ikaw ay katulad noong isang lalaking nabalam diumano ng̃ isang araw sa pagsipot dito sa mundo, kaya't ang lahat tuloy ng̃ gawin ay lagi nang huli sa oras, at sa tanang buhay niya'y gayon ng̃ gayon ang nangyayari, anopa't minsan man ay hindi na napaaga at lalo nang hindi dumating sa hustong oras...

—Marahil ng̃a; talastas ko rin ang ganitong ugali ko na nagbubuhat sa tuwi na'y paguulikulik at pagaagam-agam sa anomang bagay na ibig kong gawin. Ang nangyayari sa aki'y ganito: hindi ako gumagawa o nagpapasya ng̃ anoman hanggang hindi ko nakikitang ang gayo'y pinagpapasyahan na at ginagawa ng̃ iba na nauna sa akin. Datapwa't sa pagkakataong ito ay inaakala kong ako'y hindi na mahuhuli sa panahon at lalunglalo nang hindi ako mabibigo.

—Ng̃uni't kung ganyan ka na sasayang̃in mo ang panahon sa pagsasalita ng̃ kung anoano, na para kang nagtatalumpati, ay di malayong mahuli ka na naman sa iyong patutung̃uhan.

—¡Ah, kung magkakagayon ay hindi ako kundi ikaw ang may kasalanan, at siyang dapat sisihin, sapagka't ipinagpauna ko na sa iyong sa pagsasalita ko'y huwag kang sasagot habang hindi natatapos ang lahat ng̃ aking sasabihin...

—Kung gayo'y magsalita ka, hala, sabihin mong lahatlahat ang kailang̃an mong sabihin at pakikinggan kita ng̃ buong taimtim sa aking loob. Tingnan ko lamang kung talagang ukol at sanhi sa isang mahalagang bagay ang ipinagsadya mo rito at inihihing̃ing tulong sa akin.

—Tungkol sa isang kasaysayang hindi na lihim sa iyo —ang wika ni Felipe;—ng̃uni't bago ko ipagpatuloy ang aking pagsasalita ay tila kailang̃ang banggitin ko muna ang mg̃a unang pangyayari upang lalong maunawaan mo ang aking mg̃a isasaysay.

—Hala, ipagpatuloy mo't ako'y handanghanda ñg pakikinig sa iyo—ang nakatawang sagot ni Amaury.

—¿Naaalala mo pa ba ang unang taóng ipinagaral nating magkasabay ñg "derecho"? ¿Natatandaan mo pa ba, kaibigan, na sa tuwing lalabas tayo sa klase ay nagsisikip ang ating ulo sa mñga palaisipan at paham na pagkukuro, at sa palagay nati'y mñga pilósopo na rin tayong tulad ni Sókrates at may mahinusay at matalinong paghahakang gaya ni Aristóteles? Noo'y niyari ko sa laking sariling kalooban na ako'y magpapatuloy at magpapakasipag ñg pagaaral upang kung makatapos ay makapagsuot ñg magara at kanaisnais na toga; bakit ang isa pang nakapagpapasigla sa aking pagaaral ay ang malimit na pagpuri sa akin ñg ating mñga propesor at ang pagkatuwang nakikita ko sa aking mñga magulang dahil sa mabubuting nota na nakukuha ko sa klase. Ñguni't talaga yatang ako'y walang palad na makapagsuot ñg museta na gaya ni San Alselmo, kung kaya't nang dumating ang buwan ñg Abril, at palibhasa'y bago pa lamang ako noong lumalakad sa labingwalong taong gulang, ay humantong sa isang pakabigo ang aking magandang balak at nagulap ang maningning na pagasa ñg aking kabataan. Sa isang salita'y ganap na nabaksak sa lupa ang aking binabalangkas na kabuhayan sa darating na panahon dahil sa pagkabangga sa isang masuñgit na pagkakataong dulot ñg tadhana at ñg aking kakapusang palad. Nang mñga araw na yaon at hanggang sa ganap na ñgang mabigo ang aking magandang pagasa sa pagaaral ay palagi akong nakakikita sa bintana sa tapat ñg bahay na aking tinitirahan, ñg dalawang dalaga; ñguni't maminsanminsa'y sumusuñgaw naman ang mukha ñg isang pañgit at matandang babae na sa pakiwari ko'y kasuno sa bahay ñg mñga dalagang yaon. Napupuna kong sa tuwing mamimintana ang nakabubuwisit na matandang babaing yaon ay dumuruñgaw rin naman ang isang asong punggi na mandi'y siyang pinakaanakanakan niya. Dahil sa pagkayamot at pagkasuklam ko sa matandang yaon

at sa kanyang aso ay napipilitan tuloy akong laging magpinid ng̃ aking bintana.

"Isang araw—ang patuloy ni Felipe—ay natuwa ako ng̃ gayon na lamang nang mabasa ko sa isang pook, sa tapat ng̃ pinto ng̃ isang bahay, ang ganitong patalastas: *Silid at Tanggapang pauupahan magmula sa unang araw ng Abril.* Natuwa ako sapagka't sa gayo'y magiging ligtas na ako sa pagkayamot sa matandang babaing yaon na may alagang asong marung̃is at pang̃it. Wala na lamang akong hinihintay kundi ang pagdating ng̃ takdang araw upang makalipat sa bagong tahanan, ng̃uni't nang bisperás ng̃ araw na yaon o noong ika 31 ng̃ Marso ay tumanggap ako ng̃ sulat sa aking amain (na dili iba't ang nagkaloob sa akin ng̃ mg̃a pagaaring kumikita ng̃ 20,000 pranko sangtaón), at ako'y inaanyayahang magparaan kinabukasan, na araw na pang̃ilin noon, sa kanyang bahay na bakasyunan sa Enghien.

"Subali't sa dahilang hindi pa ako marunong ng̃ leksion at tang̃i sa rito'y may ilang bagay pa akong hindi napagaaralan, ay nagpuyat ako nang gabing yaon sa pagaaral upang pagdating ng̃ Lunes ay hindi na ako mahuli sa ating mg̃a kasamahan sa klase sa kanilang mg̃a nalalaman tungkol sa iba't ibang itinuturo sa atin at sa ating leksion para sa araw ng̃ Lunes.

"At sapagka't ako'y napuyat—¡sabihin pa ba!—sa halip na ako'y magbang̃on ng̃ ikapitong oras ng̃ umaga, ay nagtindig ako ng̃ ikawalo, at sa halip na ako'y lumakad ng̃ ikawalo upang pumatung̃o sa bahay ng̃ aking amain, ay ikasiyam na nang ako'y malakad, kaya't hindi tuloy ako dumating ng̃ alasdies, gaya ng dapat mangyari, kundi alasonse na, anupa't nang dumating ako sa Enghien ay malapit nang makatapos ng̃ pagaalmusal ang mg̃a panauhin na aking dinatnan. Mapaghuhulo mo na, kaibigang Amaury, na ang pagkahuli ko ng̃ dating ay hindi naging sanhi ng̃ pagkawala ng̃ aking gána sa pagkain. Pagupo ko sa mesa ay ipinang̃ako ko agad sa aking mg̃a dinatnan na ako'y kasabay rin nilang makatatapos

ñguni't kahi't na ginamit kong lahat ang aking ñgipin at bagang at kahi t na anong pagdudumali ang aking ginawa upang makakain lamang ng buong kasyahang-loob at makasabay ñg lahat na makatapos, ay nauna rin silang nagtindig at ako'y naiwang nagiisa sa mesa. At sa dahilang kabilang sa tuntunin ñg mña kasayahang gagawin sa araw na yaon ang pagliliwaliw at pamamangka sa ilog, ay nagpauna sila sa akin ñg pamamangka, bagama't nagkayari kaming ako'y magtatapos agad ñg pagkain at ako'y pinagkalooban ñg sampung minuto upang ipaghintay nilang lahat sa pagkatapos ko ñg pagaalmusal, upang sa ganito'y sabaysabay kaming makapamangka sa ilog. Sa gayo'y muli kong ipinangako at tiniyak sa kanila na ako'y makakasama nilang walang pagsala sa pagliliwaliw sapagka't bago makaraan ang sampung minuto ay makatatapos na ako ñg pagaagahan.

"Mandi'y sadyang sinasama ako ñg araw na yaon, pagka't ang kapeng ibinigay sa akin ñg tagapaglingkod sa mesa ay bagong galing sa pagkulo. Sa kahihihihip, kahahalo at sa paghihintay na lumamig ang aking kapé ay nakaubos ako ñg kulangkulang na isang oras sa pagaalmusal, at sa dahilang nakalagpas na ang panahong taning ko sa ibang panauhin, ay nagsilakad na sila at ako'y iniwang nasa harap pa rin ñg mayamang mesa ñg pagkain.

Nagdudumali akong lumabas ñg bahay at patakbong tinuñgo ko ang dauñgang kinasasadsaran ñg bangkang sasakyan ñg mña magsisipagliwaliw, ñguni't nang dumating ako'y hindi pa nalalaunang tumulak, at mandi'y sinadya nila akong iwan, pagka't gayong natanaw nang ako'y nagsusumugod upang mapasama sa kanilang pagliliwaliw ay ipinagpatuloy rin ang kanilang pagalis. ¡Gaanong pagnñgiñgitñgit ang sumaakin noon! Bakit ang isa pang nakapagsisikip ñg aking paghiñga ay ang malakas na pagtatawanang narinig ko na sadyang pinagtiyaptiyap mandin ñg lahat. Sa gayo'y nasugatang mabuti ang aking damdamin at ang pagibig at pagpapahalaga sa sarili'y

siyang nakapanaig sa akin sa loob ng̃ ilang sandali, kaya't sa isang kisapmata'y niyari ko sa sarili na ipakita sa kanila—¡sa kanilang lahat!—na akong ibig nilang paglaruan at hamakin ay isang lalaki, at sapagka't lalaki'y hindi maaaring hiyain ng̃ gayungayon lamang. Sa dahilang hindi pa sila gaanong nakalalayo sa tabi ng̃ ilog, ay bigla kong tinalon ng̃ ubuslakas ang bangka. Kung sa bagay ay hindi ko nais ang sa tubig mahulog kundi ang tumalon buhat sa pangpang hanggang sa bangka upang mapasama sa kanilang lakaran, ng̃uni't sa kasamang palad ay hindi inabot ng̃ paa ko ang dulo ng̃ bangka at sa ilog ng̃a ako lumagpak...

—¡Kaawaawa ka naman! Salamat na lamang at ikaw ay marunong lumang̃oy na gaya ng̃ isda, kung nagkataong hindi ay ¿sino ang makapagsasabi ng̃ palad na nasapit mo?...

—Nakabuti ng̃a ang kaalaman kong lumang̃oy—ang sagot ni Felipe;—ng̃uni't sa dahilang nagkataong noo'y malamig na malamig ang tubig, ay hindi ako nakatagal at ako'y nagbalik sa pangpang na nang̃ing̃iki sa matinding ginaw. Naging bung̃a ng̃ gayon pagkabasâ ko ng̃ hindi inaantay ang pagdapo sa akin ng̃ lagnat na may kasabay na sipon, kaya ako'y tatlong araw ring nahiga.

"Kapagkarakang masabi sa akin ng̃ mediko na ako'y lubos nang magaling, ay nagpumilit ang amain ko na sa araw ding yao'y makabalik na ako sa Paris, sapagka't nagugunita niyang malapit na ang araw ng̃ aming pagsusulit sa paaralan at kung ako'y hindi makaharap sa eksamen ay masisira ang aking pagaaral at sa ganito'y makapipinsala ng̃ malaki sa akin, kaya't kahi't laban sa kanyang loob ay pinagpayuhan na akong umuwi na muna sa Siudad. Tumutugtog ang ikasampung oras ng̃ gabi ring yaon nang ako'y dumating sa aming bahay sa Paris, ng̃uni't bago ako nagtuloy sa amin ay nagdaan muna ako rito sa iyo: kumatog at tumawag ako sa pinto ng̃uni't hindi kita nakausap sa dahilang aywan kung noo'y natutulog ka na o kaya'y nasa libutan pa...

—Ñguni't ¿maaari bang ipagtapat mo sa akin, Felipe, kung saan nahahantong ang ganyang pagsasalaysay mo ng napakahahabang kasaysayan?—ang kapagkuwa'y isinambot ni Amaury.

—Huwag kang mainip kaibigan—ang sagot ni Felipe; —bayaan mong ipagpatuloy ko ang aking pagsasalita. Sapagka't hindi ñga kita nakausap ni nakita nang gabing yaon, ay minabuti ko ang umuwi na sa bahay at pagdating ko rito'y tuluytuloy akong humiga. Ang pagkakahiga ko noo'y napatulad sa isang tinibang walang kagalawgalaw. Ako'y nagising sa huni ng mga ibong pangmadalingaraw. Nang mga unang sandali'y naisaloob kong ako'y nasa kabukiran pa, kaya't nang idilat ko ang aking mga mata'y nagkaroon ako ng pagasang sa aking pagduñgaw ay makakikita ako ng magagandang bulaklak at mga halamang nakalilibang sa kaluluwa. Gayon na lamang ang aking pagkamangha nang aking makita ang lahat na itong inaasahan kong mamamalas magbuhat sa aking bintana. At bukod sa mga bagay na ito'y mayroon pa akong nakita, ¿at alam mo kung ano? Walang iba kundi ang maganda't mapangakit na modista na nakatira sa tapat ng aming bahay. Nang umagang yaon ay natanaw ko siyang nagsasabog ng pagkain sa mga naggagandahan at sarisaring ibon na kanyang inaalagaan at nakukulong na samasama sa isang hawla, na, sa himala marahil ng kanyang magiliw na pagaalaga ay hindi nagkakaalitalit kundi nagkakasamasama ng buong hinusay. Hindi ka marahil matataka kung sabihin ko ngayong inabot tuloy ako ng isang oras na mahigit sa panonood ng nakatutuwang pagpapakaing yaon sa mga ibon ng napakagandang modistang kapitbahay namin. At magbuhat ng umagang yaon ay nakaramdam na ako sa ubod ng aking puso ng isang bagong damdamin, kaya't niyari ko sa sarili na, sa unang pagkakataong lumapit sa akin, ay pagalayan ko siya ng pagibig at ipagtatapat kong lahat ang aking mga nasa loob...

—¡Ah! Ngayon ko pa laman nababanaagan ang da-

kong patutunguhan mo—ang kapagkuwa'y sinabi ni Amaury at sinundan ng tawa;—nguni't inaasahan kong napahid na sa gunita mo ang nangyaring yaon sa ating dalawa na tayo'y nagkaagaw pa sa isang dalaga, na ako nga'y nagkaroon ng masamang palad na maging katunggali mo sa pagsilo sa puso ng isang babae, bagama't ako'y nauna sa pakapaghandog ng pagibig sa kanya...

—Naaalala ko pa, Amaury, ang nangyaring yaon —ang isinagot ni Felipe,—at sapagka't alam kong hindi mo na nalalaman ngayong buungbuo, ay pabayaan mong maisaysay ko ngayon sa iyo, upang masukat mo naman kung hanggang saan umaabot ang mga pagkukulang na nagawa mo sa iyong kaibigang Felipe

—Nguni't, ¡aba, kasama!.. ¿ikaw ba'y naparito upang magpasariwa ng mga bagay at pangyayaring nilanta nang malaon ng panahon at hingan ako pagkatapos ng paliwanag at hamunin pa kung sakali sa isang pagtutuos sa pamamagitan ng lakas at tapang ng ating pagkalalaki?

—¿Anoano bang kaululan iyang sinasabi mo, Amaury?—ang nakatawang sagot ni Felipe.—Ang ipinarito ko'y hindi upang makipagkagalit sa iyo kundi para mangutang nga ng loob. Kung kaya ko lamang naisasaysay ngayon ang lahat ng iyan ay upang maipagunita sa iyo na noon pang araw ay magkaibigan na tayong matalik at isang mabuting pagsasama ang pumapatnubay at bumibigkis sa ating dalawa hanggang sa mga sandaling ito.

—Mabuti kung gayon; nguni't pagusapan nga natin nang lalong maliwanag si Florencia...

—¿At Florencia ba ang pangalan?—ang natatakang itinanong ni Felipe.—Ngayon ko lamang nalaman. Minamainam kong totoo ang pangalang iyan, at minamainam kong gaya ng aking pagpuri sa kanyang ganda at gayon din naman ng aking pagkakaibig sa kanya. At tungkol pa kay Florencia. Ang masasabi ko sa iyo'y dalawang pasya ang niyari ko agad sa sarili sa isang kisapmata, pangyayaring ito na lubhang kaiba sa lahat ng hag-

daan na sa tanang buhay ko, sapagka't gaya ng̃ alam mo na'y hindi ako hirating magpatibay ng̃ anomang kapasyahan ng̃ sarili.

—Datapwa't may labis kang karapatan, Felipe, upang gumawa ng̃ ganyan—ang ipinakling pasang̃ayon ni Amaury.

—Ang unang panukalang pinagtibay ng̃ aking sarili ay ang pagalayan ko ng̃ pagibig ang aking mapanghalinang kapitbahay, at sa dahilang ito'y madaling gawin ay isinagawa ko agad nang araw ding yaon; ang ikalawang balak ko'y ipahayag sa kanya ang aking pagirog sa unang pagkakataong masasamantala ko, ng̃uni't ang pagsasagawa nito'y may kahirapan na pagka't ang unang kailang̃an ay ang dumating na muna sa akin ang pagkakataong hinahanap at hinihintay at pagkatapos ay bahala nang ako'y mang̃ahas ng̃ pagsisiwalat sa kanya ng̃ mg̃a laman ng̃ aking dibdib.

"Tatlong araw na sunod na ako'y nagabang at nanubok: nang unang araw ay nagkubli ako sa mg̃a kortina ng̃ aking silid sa pagilag kong siya'y mabigla ó matakot sakaling ako'y pakikita agad; nang ikalawang araw ay nakita ko na siya samantalang ako'y nakasilip sa mg̃a bintanang salamin ng̃ aking kuwarto, ng̃uni't gayon ma'y hindi pa rin ako nang̃ahas na buksan ko ang aking durung̃awan; subali't nang ikatlong araw ay nagbukas na ako ng̃ bintana at napagalaman kong hindi naman siya natitigatig sa gayong mapang̃ahas na pagmamasid ko sa kanya. Nang hapon ding yaon ay nakita ko siyang nagbabalabal ng̃ isang *chal* at nagbutones ng̃ kanyang sapatos na may hugis bota. Napansin kong siya'y aalis noon at sapagka't yao'y isa sa mg̃a pagkakataong inaabang̃an ko ay inihanda ko ang aking sarili upang sumunod sa kanya kahi't saan siya makarating.

"Nakaguhit na ang aking panukala—ang patuloy ni Felipe.—Talastas kong unaunang kailang̃an ang ako'y gumamit ng̃ sandata ng̃ katapang̃an at kalasag ng̃ lakas ng̃ loob upang siya'y mahadlang̃an ko sa kanyang paglakad at maipahayag ko sa kanya, sa isang paraang hindi ika-

gagalit, ang aking marubdob na nais na siya'y masamahan sa kanyang paglalakad. Habang nasa daan kami ay isisiwalat ko sa kanya ang laman ng̃ aking dibdib, ipagtatapat kong siya'y aking pinipintuho at patutunayan ko na sa tatlong araw na kalilipas pa lamang ay hindi masukat na pagkabalisa at paghihirap ng̃ loob ang nangyari sa akin sa tuwing magunita ko ang kanyang ilong na may isang hugis na katang̃itang̃i sa kagandahan at sa tuwing mamamalas ko ang kanyang mg̃a ng̃iting nakapupukaw sa aking puso. Sa gayo'y kinuha ko ang aking baston, ang aking sombrero at ang aking gaban, at sa bisa ng̃ apat na hakbang na palundag ay napasa daan ako; ng̃uni't gayon ma'y nakalagpas o nauna na siya sa akin ng̃ may tatlumpung hakbang. Buong pagtutumuling siya'y hinabol ko at sa ilang sandali'y napalapit ako ng̃ napalapit sa kanya. Pagdating ko sa daang San Jaime ay nauuna na ako sa kanya ng̃ may sampung hakbang sa daang Racine ay humigitkumulang na sa dalawampu at pagkatapos na matawid ang isang malaking liwasan, ay pumaitaas siya at umakyat sa pamamagitan ng̃ isang hagdan na buhat sa mg̃a huling baytang ay natatanaw ang mg̃a taong lumalakad sa daan. Sa isang sandali'y gumuhit sa aking isipan ang panukalang siya'y abang̃an ko sa liwasan, ng̃uni't kapagdaka'y pinawi ko sa aking pagiisip ang panukalang ito, sapagka't sumabaka kong sa mg̃a sandaling yao'y walang pagsalang makikita at babatiin ako ng̃ bantaypinto at itatanong sa akin kung saan ako paparoon; at sapagka't hindi ko matututuhang sagutin karakaraka ang tanong na ito ay malamang na maghinala tuloy siya ng̃ di mabuti laban sa akin. Kung natatanto ko man sana lamang ang pang̃alan ng̃ dalagang yaon ay masasabi ko sa tagapagbantay na ang dalaga ang sinusundan ko. Sa wakas ay napilitan na lamang akong maghintay at maglibanglibang sa bangketa, anopa't napatulad ako sa isang kawal na tagapagtanod.

"Sa ganitong kalagayan ay nagdaan sa akin ang isang oras, ang isa pa, at isa pa, ng̃uni't ang kahi't ang

anino ng̃ dalagang inaabang̃an ko'y hindi ko man lamang mabakas sa alin mang dako.

"—¿Natakot kaya siya o kusang lumayo sa akin?—ang naitanong ko sa sarili.

"At sa gitna ng̃ ganitong mg̃a sandali'y nagtutumulin naman ng̃ pagdating ang gabi. At ako,—¡anong pagkasawi ng̃ aking palad!—ay hindi nagkaroon ng̃ kapangyarihang tulad ng̃ tinataglay ni Hosue na napatigil ang takbo ng̃ araw sa kanyang sariling kaibigán at pang̃ang̃ailang̃an. Datapwa't di kaginsaginsa'y naaninaw ko sa bisa ng̃ malabong liwanag ng̃ ilawan na tumatanglaw sa hagdan, ang damit ng̃ aking kapit-bahay, ng̃uni't sa mg̃a sandali ring yaon ay hindi lamang nagiisa siyang naaninag ko kundi may kasamang isang lalaki na kasabay niyang bumaba sa hagdan...

"—¿Sino kaya ang kasama niya? ¿Ang kanyang nobio o kapatid?—ang sa sarili'y naitanong ko uli.

"Malamang na magkatotoo ang unang hinala ko kaysa huli. At ako'y nagpigil, at nagpakatimpi. Silang dalawa'y magkasabay na nagdaan sa aking tapat. Hindi nila ako nakita sa dahilang masung̃it na masung̃it na noon ang dilím.

"Sa harap ng̃ gayong namalas ko ay nagbago ang aking pagaakala. Sumaloob kong malamang na ako'y kapusin ng̃ lakas sa mg̃a sandaling ipinahahayag ko na sa kanya ang aking nasa loob, kaya't sa huli'y niyari ko sa sarili na ang pagtatapat sa kanya'y daanin ko sa pamamagitan ng̃ panulat at papel.

"Kapagkarakang naisip ko ang ganito ay isinagawa ko naman. Pagdating na pagdating ko sa bahay ay umupo ako agad sa harap ng̃ aking mesang susulatan at hinawakan ko ang panitik. Subali't sumalagimsim sa akin ang katotohanan na hindi gayungayon lamang ang yumari ng̃ isang liham sa pagibig, na siyang pagbabatayan ng̃ pagkakila at paghatol na igagawad sa akin kung sa kasakali ng dalagang makababasa ng̃ liham. Tang̃i sa rito'y yaon lamang ang kaunaunahang pagsubo ko sa ga-

yong kagipitan. Inabot ako nğ madaling araw sa kababalangkas nğ lalong mabuting liham na maipadadala sa kanya. Hindi mabilang na "pagsasanay" muna ang nakaubos nğ aking panahon, bago ako patuluyang nakayari nğ isang sulat na sa palagay ko'y mabutibuti na rin naman; nğuni't ang liham na itong naibigan ko sa lahat ay naguumaga na nang iluwal nğ aking panulat.

At pagkasabi nito ni Felipe ay dinukot sa kanyang kalupi ang isang papel na binulatlat noon din at naglalaman nğ sumusunod:

"BINIBINI:—Ang isang makakikita sa inyo ay mahahalinang mamintuho; kayo'y nakita ko kung kaya't ako'y naakit na mamintuho sa inyo.

"Sa tuwing umaga'y namamalas ko kayong namamahagi nğ pagkain sa inyong mğa alagang ibon na toong mapapalad sapagka't ang nagpapakain sa kanila ay isang kamay na napakaganda; nakikita ko rin kayo na inyong dinidilig ang mğa halaman—ang mğa rosas at klabel—na bagama't mabanğo'y hindi makapapantay sa katutubong samyo nğ inyong katauhan; at ang maiiksing sandaling yao'y nakasasapat na sa akin upang ako'y mapalaot sa panğanğarap sa isang kabuhayang maligaya at kanaisnais.

"Binibini: Ako'y hindi ninyo nakikilala at kayo man nama'y hindi ko rin nakikilala, nğuni't sapat at labis na sa akin ang kayo'y mamalas sa isang saglit upang maunawa kong sa ubod nğ inyong puso ay namamahay ang isang diwang puspos nğ lambing at ang isang damdaming maranğal at tapat sa pagsuyo.

"Ipinalalagay kong ang inyong kalulwa ay malinis at kasinglinis nğ inyong diláğ at ang mğa panğarap at mithiin ninyo sa buhay ay di sasalang matamis at kasingtamis nğ inyong mğa titig..."

—¿Ano ang palagay mo, Amaury, sa sulat na ito?—ang kapagkuwa'y itinanong ni Felipe na kinahahalataan nğ kasyahang loob dahil sa pasimulang yaon nğ kanyang liham.—¿Di ba ito'y nakakahawig na nğ mğa sulat sa pagibig na umiiral sa panahong ito?

—Ganyang talaga ang sasabihin ko—ang nakatawang pakli nğ kaibigan,—nğuni't ako'y nagpigil sapagka't ayokong maabala ang iyong pagsasalita at mahadlanğan ang iyong pagtunghay.

Ipinagpatuloy ni Felipe ang pagbasa sa kanyang liham:

"Nğayo'y mapaghuhulo na ninyo, Binibini, kung kayo'y nakikilala ko o hindi. ¿At di kaya kayo kinakabahan, di kaya sumasagi sa inyong guniguni na sa loob nğ isang silid na nasa tapat nğ inyong tahanan, ay may isang binata na gayong may kaunting ariarian, ay nagtitiis na manirahang nagiisa—tiwaláģ sa kasayahan at malayo sa mğa kamaganak—upang humanap nğ isang pusong mairugin at matututong makaunawa nğ kanyang mğa damdamin? ¿At di pa ba ninyo nahuhulaan, marilag na Binibini, na sa bahay na ito'y may isang lalaking sapat na magbuhos nğ kanyang dugo, mamuhunan nğ kanyang buhay at ipagkatiwala ang kanyang kaluluwa sa kaninomang anghel na magmumula sa Lanğit, upang sidlan nğ pagibig ang guwang nğ kanyang puso, at sa ganito'y maging tagapagaliw sa kanyang malungkot na buhay; may isang pagsintang hindi sa ilang araw lamang kundi panghabang panahon at panghabang buhay niya?... Binibini, kung sakali ma't hindi pa ninyo ako nakikita, ay ¿hindi kaya kayo sinasalagimsiman nğ mğa dinaranas na ito nğ aking palad?"

Muling huminto si Felipe at pinagmasdan ang muk-

ha ni Amaury. Wari bagang isinasangguni niya rito kung ang pangalawang babaging yaon ng̃ kanyang liham ay mabuti na rin ang pagkagawa.

Pagkatapos na maipahiwatig ni Amaury na wala siyang puná sa mg̃a talatang kababasa lamang ng̃ kaibigan, ay ipinagpatuloy ni Felipe ang pagtunghay:

"Ipagpatawad ninyo sa akin, Binibini, ang di ko pagkakaroon ng̃ sapat na lakas upang pakipaglabanan ang aking marubdob na nais na maipahayag sa inyo ang pagirog na nagaalab at nagaalimpuyó sa aking dibdib, pagirog na nagsimula sa pagkamalas ko lamang sa inyong alindog na kâtang̃itang̃i; ipagpatawad ng̃a ninyo ang kapang̃ahasang ito, dang̃a't hindi ko mapigil na di maipagtapat sa dapat pagtapatan ang pagibig na itong higit kailan ma'y ng̃ayon lalong nakapupuno sa aking buhay... Huwag din naman ninyong ipagdalang galit ang pagkamatapat ng̃ kaluluwang nagsisimpan ng̃ isang paggiliw na walang kawang̃is, at di lamang paggiliw kundi pamimitagan din naman; at kung sakali't hindi pa ninyo mapaniniwalaan ang mababasa sa liham na ito ay ipahintulot naman sanang maipahayag ng̃ aking mg̃a labi ang tunay na laman ng̃ aking dibdib, ang mg̃a katutubong mithiin niyaring kaawaawang puso na ng̃ayon pa lamang ay ipinagkakaloob ko na sa inyo nang walang munti mang pagaalinlang̃an... At dahil dito'y kikilanlin kong isang malaking utang na loob kung babayaan ninyong mapagmasdan at mahang̃aan ko sa malapit ang pang̃arap at diwa ng̃ aking buhay, ang walang kasingdilag na bathala ng̃ aking pagsinta... Hindi ko naman hinihiling na sagutin na agad ang liham na ito, sapagka't sa ng̃ayo'y hindi ako makapang̃ahas na huming̃i ng̃ ganitong napakalaking biyaya para sa isang gaya ko; subali't sa ganang akin ay labis na ang isang

salita, isang pabiwatig, o isang babala ninyo upang kapagkaraka'y makasugod ako sa inyong harap at dumamdam akong tulad ng̃ isang ibon na sa isang kisapmata'y makalipad sa inyong paanan at sa ganito'y buungbuong maipahayag at mapatibayan ko sa inyo ang aking mg̃a pang̃arap at mithiin sa buhay at nang kung magiging dapat ay mapasapiling na ninyo akong lagi at sa habang panahon...

FELIPE AUBRAY."

"Daang San Nikolas, ika 5 grado. Sa tali ng̃ kampanilya ay may nakasabit na isang paa ng̃ liebre."

—¿Naintindihan mo ba, Amaury, ang mg̃a huling katagang binasa ko?—ang tanong ni Felipe pagkatapos.—Siya'y hindi ko hinihing̃an ng̃ sagot upang hindi niya mawikang ako'y pang̃ahas; ng̃uni't gaya ng̃ narinig mo'y ibinigay ko sa kanya ang palatandaan ng̃ aking bahay sapagka't baka sakaling siya'y magdalang awa sa akin at magkaisip ná sumagot, bagama't hindi ko ng̃a hinihing̃i ang kanyang kasagutan.

—Hindi masama ang pasubaling ginawa mo, kaibigan —ang wika ni Amaury.

—Hindi ng̃a, hindi ng̃a masama, katoto, sapagka't taglay na ang paghing̃i ng̃ pagpapaumanhin. Pagkatapos na masulat ko ang liham na ito at aking malagdaan, ay walang tang̃ing nalalabi ng̃ayon kundi ang mapasapit sa kinauukulan; ng̃uni't ¿anong paraan kaya ang marapat kong gamitin upang matanggap ang sulat na ito ng̃ aking magandang kapitbahay?... ¿Sa pamamagitan ng̃ koreo? Ng̃uni't hindi ko alám ang kanyang pang̃alan. ¿Pakiusapan ang kanilang bantay-pinto, upang sa pamamagitan ng̃ pabuyang tatlong pranko ay makarating ang liham na ito sa kamay ng̃ aking nilalang̃it? Datapwa't ako'y hindi gaanong makapagtiwala sa kaparaanang ito, sa dahilang madalas kong marinig na may

mğa tanod-pinto na madaling masilaw sa kislap nğ salapi at napasusuhol sa balana. ¿Paratiñgin ko kaya naman sa pamamagitan nğ isang tañging utusan? Nğuni't di malayong mahulog naman sa kamay nğ lalaking sa palagay ko'y kapatid niya... Sinabi kong "kapatid" sapagka't hangga nğayo'y hindi maaaring ituring ko na kanyang kasuyo ang lalaking kasabay niya noong gabing siya'y abangan ko sa daan, kundi kapatid nğa lamang niya.

"Nasok sa isip ko ang isaysay sa iyo noon pa ang mğa nangyayaring ito sa akin, nğuni't ako'y napigil nğ pagaalalang mapagtawanan mo lamang... Hindi lihim sa akin na kung tungkol sa pagsilo sa puso nğ babae at sa mğa bagaybagay na nasasaklaw nğ tinatawag na pagirog, ay may malaki at higit kang napagaabot kaysa sa akin, at ang totoo ay maituturing ka nang isang "bihasa" sa gawaing ito. Anupa't sa harap nğ ganitong mğa sagwil at kadahilanan ay tatlong araw na naghintay nğ kanyang kapalaran sa ibabaw nğ aking mesang susulatan ang aking liham pagka't di ko mapagsiya ang dapat kong gawin, kung anong paraan ang mabuting gamitin upang maparating sa kamay nğ aking mapanghalinang kapitbahay ang sulat na maghahatid sa kanya nğ mğa damdamin nğ aking puso. Datapwa't, sa wakas, nang sumapit na ang kinagabihan nğ pangatlong araw at samantalang ako'y napapalaot sa lawak nğ pagkahapis at sa gitna nğ aking pagiisa sa pagmamasid sa tahanang katapat nğ akin,—na walang tao sapagka't ang dalagang sanhi nğ aking pagkabalisa'y wala noon,—ay natanawan ang biglang pagkalagas sa sañga nğ isang punong rosal nğ isang dahon nito, na dahil sa kalakasan nğ hañging umiihip noon ay nahulog at tinañgay sa lupa hanggang sa makarating sa daan.

"Saka ko pa lamang napagisip ang paraang dapat kong gamitin upang maparating sa kamay nğ dalagang kapitbahay ko ang aking mahalagang liham. Kumuha ako nğ isang bató at dito ko binilot ang aking sulat

at pagkatapos ay ipinukol ko ng̃ ubuslakas sa silid ng̃ bahay ng̃ dalaga. Sa pagaalala kong baka may nakakita sa akin, ay nagdamdam ako ng̃ hiya sa aking sarili, palibhasa'y inakala kong isang kapang̃ahasan din naman ang nagawa kong yaon kaya't dalidali kong isinara ang bintana ng̃ aking silid at kumakaba ang dibdib na ako'y nanubok at naghintay sa anumang magiging wakas ng̃ nagawa kong kapang̃ahasan, sapagka't nilid sa isipan ko na kung sakali't kasama ng̃ dalaga sa kanyang paguwi ang kapatid niyang lalaki, ay malamang na makita at mabasa rin nito ang aking liham at kung magkakaganito'y malalagay sa isang gipit na katayuan ang aking pinipintuhong binibini.

"Inantay ko ang kanyang pagdating, na ako'y nasa likuran at nagkukubli sa kortina ng̃ aking bintana. Ang aking puso'y nalulunod sa di maulatang pananabik. Di natagala't natanaw kong siya'y dumarating. Nang mapagsiya kong walang kasama ay nakahing̃a ako ng̃ maluwag. Maliksi at masiglang gaya ng̃ dati na nilibot niya ang lahat ng̃ sulok ng̃ kanyang bahay, ng̃uni't hindi pa nakikita ang aking sulat. Sa wakas ay nak.ta rin pagka't natuntung̃an niya. Yumuko at kinuha. Parang dinadarang noon ang buong katawan ko. Sumasal ang tibok ng̃ aking puso...

"Gaya ng̃ nasabi ko na sa iyo, noo'y nagsisimula na ng̃ pagsapit ang gabi: kasalukuyang nagtatakipsilim. Natanaw kong ang aking kapitbahay na dalaga ay lumapit sa bintana upang malaman marahil kung saan nanggaling ang sulat na kanyang napulot. Pagkatapos ay umanyong basahin ang liham. Sa gayo'y inakala kong dumating na ang kapanahunan upang ako'y pakita na sa kanya, kaya't lakasloob na ako'y dumung̃aw sa bintana. Nang kanyang marinig ang ing̃ay na nilikha sa pagkabukas ko ng̃ durung̃awan ay luming̃on at pinagmasdang mabuti, una'y ang sulat at pagkatapos ay inilipat ang itng̃in sa akin, at buhat naman sa akin ay ibinalik sa liham na hawakhawak.

"Sa pamamagitan ng̃ isang di karaniwang kilos ay naipahiwatig ko sa kanya na ako ang mayari ng̃ sulat na yaon, at sa pamamagitan din ng̃ hudyat—kasabay ng̃ aking paghalukipkip—ay ipinakiusap ko sa kanya na mangyaring yao'y bahasin lamang.

"Ilang sandali siyang napatigagal; pagkatapos ay nagpasya na ng̃ dapat niyang gawin.

—¿At ano ang ipinasya?—ang sunggab na nananabik ni Amaury.

—¿Ano pa, kungdi basahin ang sulat. At binasa ng̃a, binasa niya...

"Nagpasimula sa pagbubukas ng̃ sobre sa pamamagitan ng̃ kanyang mg̃a daliri. Nakatawang ako'y tiningnan; binasa ang mg̃a unang talata, muling ng̃umiti, at sa wakas ay humalakbak ng̃ malakas na ikinapatigagal ko tuloy ng̃ mahabang sandali. Datapwa't hindi rin ako nawalan ng̃ pagasa nang mahalata kong bagama't ako'y pinagtawanan niya'y binasa namang buungbuo ang sulat: mula sa 'puno hanggang dulo, buhat sa simula hanggang sa wakas. Datapwa't ang munting pagasang umuusbong na sana sa aking dibdib ay paminsang naunsiyami dahil sa pagkamalas kong ang aking sulat ay nagkapunitpunit sa kamay ng̃ aking kapitbahay. Muntik na akong napasigaw sa malaking sakit ng̃ loob, ng̃uni't ako'y nakapagpigil din palibhasa'y sumagunita kong kaipala'y pinagpilaspilas niya ang liham dahil sa pagaalalang makita at mabasa pa ng̃ kapatid niyang lalaki. Sa gayo'y, itinuring kong mabuti na rin naman ang kanyang ginawa kaya't sa sarili'y napuri ko pa siya, bagama't hindi mawala sa isip ko ang napakalupit na kapalarang inihatol niya sa liham. Hindi sana gaanong ipagdaramdam ko kung ang sulat ay pinunit niya ng̃ mg̃a apat na pilas lamang, o kahi't na naging walo pa; ng̃uni't gawing labinganim, hanggang sa tatlumpo't dalawang putol na maliliit ang kahabaghabag na sulat na yaon, ay isang tanda ng̃ di pagbibigay-halaga

sa liham at di pagpapakundangan pati na kaipala sa mayyari ng̃ sulat...

"Ang totoo ay. gayon nga ang kanyang ginawa. Saka pa lamang tinigilan ang pagpilas sa sulat nang wala nang nalalabi rito kundi halos ay mumunting piraso na lamang Pagkatapos ay ipinukol sa daan. Ng̃uni't hindi pa yata nasiyahan, sapagka't matapos magawa ang gayong pagpunit at pagkahagis sa lansang̃an ay muli pang tumawa at tumingin sa akin at saka isinara ang bintana. Sa isang pagkakataon ay tinang̃ay ng̃ hang̃in sa loob ng̃ aking durung̃awan ang isang munting pilas ng̃ sulat na nahukuman ng̃ malulupit na kamay, at sa isa pa ring pagkakataon ay kinasusulatan ang pirasong yaon ng̃ isang salitang masarap... ¿Mahuhulaan mo kaya kung ano ang nakalagay doon? Walang iba kundi ang salitang "katawatawa" na isa sa mg̃a pang̃ung̃usap na ginamit ko sa sulat. ¡Katawatawa!...

"Sa gitna ng̃ mg̃a sandaling yao'y naramdaman kong ang buong katawan ko'y nagaapoy sa di maulatang pagkagalit; nagdidilim na halos ang aking mg̃a panining̃in sa matinding pagng̃ing̃itng̃it at pagdaramdam. Subali't sa wakas ay naisip kong ang pagkapasok sa aking bintana ng̃ pilas na yaon ng̃ papel ay hindi naman sinadya ng̃ dalaga kundi ng̃ hang̃ing talaga namang hindi marunong kumalapa sa pagdaramdam ng̃ tao, kaya't isinara ko ang aking durung̃awan, at napalaot pagkatapos sa pagbubulaybulay, sa isang pagwariwaring sa mg̃a unang bugso'y walang tuos palibhasa'y naghahari sa akin ang pagkagalit at panggigipuspos; bagama't habang lumalao'y nagiging mahinahon na't tinatanglawan ng̃ liwanag ng̃ mahinusay na paghahaka.

"¿—Anong paraan kaya ang dapat kong gamitin upang hindi mabigo ang aking mahalagang panukala?"—ang naisangguni ko sa sarili.

* * *

"Datapwa't bago ako pumili ng̃ lalong mabuting pa-

raang magagamit ay minarapat kong mahigâ muna upang mapalipas ng̃ pagkakatulog ang aking. di masusukat na pagkapoot at pagng̃ing̃itngit, bakit ay naalala ko yaong kasabihang "ang gabi ay isang mabuting kasangguni".

"At siya ng̃ang nangyari. Pagkagising ko kinabukasan ng̃ umaga ay malamig na ang aking ulo at payapa ang aking kalooban; anupa't yaong mg̃a panukala kong walang tuos nang sinundang araw ay napagunawa kong mapapalitan ng̃ayon ng̃ mahinahon at maayos na kapasyahan. Sa huli'y niyari ko sa sarili na maghihintay na ako ng̃ gabi upang ako'y makapagsadya sa pinto ng̃ kanyang bahay, at kung ako'y buksan na ay magpapatirapa ako sa kanyang paanan at uulitin kong ipahayag ang mg̃a nasasabi sa aking liham na pinagpunitpunit niya. Kung sakali't tanggihan niya ang aking pagibig, at kung ako'y hihiyain niya o hahamakin kaya, at kung kaming dalawa lamang ang magkakaharap, ay mapipilitan na akong gumamit ng̃ lakas: ¡Kung ayaw siya sa mahusayan ay sa gahasa ko na siya daraanin!... Kung sa bagay ay talastas kong hindi gaanong mainam ang paraang ito, ng̃uni't wala na akong makitang iba pang landas na magagamit upang makarating sa tugatog ng̃ aking mg̃a layunin.

"Hanggang sa sumapit ang gabi ay hindi na nagbago ang aking huling panukala. Ako'y handanghanda na sa lahat nang mangyayari. Nanaog ako ng̃ bahay at nagsadya sa kanyang tahanan, na itinataboy ng̃ isang kapasyahan na binubuhay ng̃ lakas ng̃ loob... Nakarating ako hanggang sa hagdan, ng̃uni't buhat dito'y hindi na ako nakapagpatuloy: kinapos ako ng̃ lakas at tapang... Kaya't minabuti kong ipagpabukas na.

"Kinabukasan, pang̃alawang gabi ng̃ aking pagtatangka, ay nakaakyat na ako hanggang sa ikalawang grado ng̃ bahay; ng̃uni't lagpas pa rito'y hindi ko na naihakbang kahi't isa man lamang ang aking mg̃a paa. "Bukas ay pihungpiho na"—ang aking ipinang̃ako sa sarili at ako'y nagbalik sa amin.

"Dumating ang kinabukasan, ang pañgatlong gabi. Kailañgang pañgatawan at tupdin ko na ang aking huling naipañgako sa sarili... Kung sa bagay ay nakarating na ako hanggang sa harap ng̃ pinto ng̃ kanyang tahanan, ng̃uni't ang nagkulang naman sa akin ay kaunti pang tapang ng̃ loob upang siya'y tawagin. Ang nangyari noon sa akin ay ito: *Hindi ako nakapangahas na gumawa ng isang kapangahasan.*

"Subali't sa pañgapat na gabi, ay hindi lamang pañgako kundi sumpa pa ang ginawa ko sa sarili. Kailañgang magkatuustuos na. Hindi marapat na ako'y ma malagi sa paguurung-sulong; hindi tumpak na lumawig ang nangyayari sa aking pagaaksaya ng̃ panahon dahil sa malabis na karuwagan at kawalan ng̃ isip... Bago ko ginawa ang "paglusob" ay nagtuñgo muna ako sa isang maliit na restauran, uminom ako ng̃ anim na tasang kapeng matapang, at nang maramdaman kong gumagapang na ang init at bisa ng̃ kape sa aking buong katawan ay saka ko pinasimulan ang "pagsalakay". Umakyat ako ng̃ tuluytuloy at walang kaliñgunliñgon sa bahay ng̃ babaing nagbibigayligalig sa aking puso; walang hinto saglit man na naakyat ko ang una, ang ikalawa at ang ikatlong grado, at nang ako'y nasa harap na naman ng̃ kanilang pintuan, ay nañgiñginig ang mg̃a kamay na hinawakan ko ang tali ng̃ kampanilya at ito'y papikit-matang binatak ko.. Nang umaliñgawngaw na ang tunog ng̃ munting batiñgaw, ay saka ako sinalagimsiman ng̃ takot at pañgamba: sa mg̃a ugat ko'y gumapang at lumaganap ang lamig ng̃ pagkabalisa...

"Naisip ko pa pagkatapos ang tumakbo, magbalik sa amin, manaog noon din; ng̃uni't para akong ipinako sa aking kinatatayuan: di sasalang sapagka't pinigil ako ng̃ aking mahigpit na pañgako at sumpa na mangyari na ang mangyayari ay tatapusin ko nang isagawa sa gabing yaon ang aking mahalagang balak.

"Hindi natagala't ako'y nakarinig ng̃ mg̃a hakbang ng̃ tao sa loob ng̃ silid... At makasandali pa'y nabuk-

san ang pinto. Pasugod na ako'y nasok sa isang silid na madilim at kawangis ng bibig ng isang lobo, at binuksan ko nang wa'ang kahingahinga halos ang isang pintuan na pinag'alagusan ng liwanag buhat sa loob, at nang naruruon na'y pabulalas at nanginginig ang aking boses na nasabi ko ang ganito:

—¡Binibini!..

"Datapwa't sa mga sandali ring yao'y naramdaman kong may isang kamay ng la'aking pumigil sa aking pagdulog sa magandang kapitbahay ko.

Pagsapit ni Felipe sa dakong ito ng pagsasalita, ay natawa si Amaury, saka nagwika:

—¡Ah, oo, hindi ko pa nalilimutan ang nangyaring yaon!

—At gaya ng matatandaan mo—ang patuloy ng nagsasalaysay—ay nagtindig sa pagkakaupo ang dalaga at nakangiting nagpako sa akin ng kanyang mga matá at umanyong nagbibiro. Siya mo namang pagtindig—ang wika pa ni Felipe, na tinukoy ang kausap—at nagpahayag ka ng ganito:

"—*Buhay ko: Ikinalulugod kong ipakilala sa iyo ang aking kaibigang si Felipe Aubray. Siya'y kapitbahay mo at matagal nang nagnanasang sa iyo'y makipagkilala.*"

"At ang iba pang nangyari pagkatapos ay alam mo nang lahat—ang dugtong pa ni Felipe.—May sampung minuto ring ako'y inabot sa gayong ayos na di ko malaman kung ano ang aking gagawin, at ang pagkapatigagal at pagkapahiya sa sarili na nangyari sa akin ay nagtagal din. At sapagka't sa damdam ko ba'y nawala na ang aking isip ay nakapagbulong pa ako ng ilang sa'itang humihinging paumanhin sa nangyari at ako'y umalis na inihatid ng ilang halaklak ni Florencia, halakhak na nakapagpapasabog ng dibdib; nguni't bago ako nanaog ay narinig ko pa muna ang tila nakatutuyang pagaalay sa akin ng dalaga ng kanyang tahanan...

—¿At ano't sinasariwa mo ngayon ang mga bagay

na iyan?—ang kapagkuwa'y itinanong ni Amaury.—Hindi ko pa nalilimutan na dahil sa nangyaring yao'y pinagpakitaan mo ako sapul noon ng masamang mukha, at matagal ding dinaladala mo sa dibdib ang pagkagalit sa aking nguni't malaon na rin namang isinaloob kong ipinatawad mo na sa akin ang nangyaring yaon, kung sakali't ipinalalagay mong ako'y nagkasala o nagkulang sa iyo baga ma't ang totoo'y ikaw rin ang dapat sisihin sa nangyari..

—Labis kong alam, kaya't kailan man nama'y hindi ako nagkimkim ng galit sa iyo. Datapwa't nararapat mong aminin na ang mga pangyayaring iyon ay hindi nakasisiya sa kalooban ng kahi't sino; bakit ang isa pa'y tumanggi ka sa kahilingan kong ipakilala mo lamang ako sa iyong Tutor; subali't sa kabilang dako nama'y ipinangako mo sa akin na mula noo'y makahihiling ako sa iyo ng anumang kinakailangan ko, maliban nga lamang ang ako'y ipagsama sa bahay ng iyong amaamahan. At dahil sa pangako mong yaon ay kung kaya't inakala kong sa pangungutang ng loob na gagawin ko ngayon ay nararapat itong ginawa kong isang pagpapaalala muna sa iyo ng mga pangyayaring tinuran na sa itaas. Ipinagtatapat ko nga sa iyo, kaibigang Amaury, na ngayon higit kailan ma'y kinakailangan ko ang iyong tulong.

—Hala, sabihin mo na kung ano ang sadya mo sa akin, Felipe—ang isinagot ng kaibigan na nagpigil na mabuti upang hindi mapabulalas ng pagtawa.—Kailangang matalastas mo na pinagsisisihan ko nga ang "kasalanang" yaon na nagawa ko sa iyo, na hindi ko nalilimutan ang mahigpit na pangakong binitiwan ko, at sa lahat ng sandali'y nagaantay ako ng pagkakataon upang mapagbayaran ko ang "pagkukulang" na aking nagawa, bagama't isang pagkukulang na hindi ko naman kinusa...

—Mabuti kung gayon. Samakatwid ay dapat mong malaman, katotong Amaury, na dumating na ngayon ang mga sandaling kinakailangan ko ang iyong mahalagang tulong—ang isinagot ni Felipe na walang kangitingiti.—

Ang masasabi ko'y pinupukaw na naman ng pagibig ang aking kaluluwa...

—¡Aba't ang diablong ito!—ang masaya't nakatawang sabi ni Amaury.—¿Hindi ka ba nagbibiro, Felipe?

—¡Hindi!... At ang pagibig na naguumapaw ngayon dini sa puso ay isang damdaming laganap na sa aking buong katawan, hindi magmamaliw at nakapagbibigay-buhay sa aking buhay...

Si Amaury ay nangiti at naalala si Antonia.

—¿Di ba ang ibig mong mangyari'y ako ang maging tagapagpahayag ng iyong damdamin sa babaing pinipintuho mo? ¡Ah, sawing palad! Pinapangingining mo lamang ang katawan ko, kaibigan... Nguni't, hala, ipagpatuloy mo ang pagsasalita. ¿Papanong nagsimpan ka ng pagibig? ¿Ano ang ginawa mo? ¿At sino ang babaing yaon?

—Hindi isang modista ang kinahihimalingan ngayon ng aking puso kundi isang binibining angkan ng mataas na lipi, at siyang tanging hinahangad kong maging katali ng aking buhay. Ipinagtatapat kong ako'y nagulikulik na mabuti noong una tungkol sa kung dapat kong ipaalam sa iyo o hindi ang bagay na ito. Kung sa bagay ay ikaw ang pinakamatalik at lalong mabuti sa aking mga kaibigan; nguni't sa wakas ay isinaloob kong kailangang mabatid mo at inaakala ko pang ito na ang panahong nababagay na maparating sa iyong kaalaman ang bagay na iyan. Tatastas mo nang ako'y walang titulo ng pagka mahal na tao, datapwa't hindi naman madilim ni malabo baga ang aking pinanggalingan, sapagka't hindi na kaila sa iyo na ako'y kabilang sa isang magaának na pili rin naman. Hindi pa natatagalang ako'y pinamanahan ng aking mabuting amain ng isang ariariang kumikita ng 20,000 pranko sangtaon at saka ang kanyang bahay at lupang bakasyunan sa Enghien. Kung kaya ko naipagtatapat sa iyo ang mga bagay na ito ay sapagka't hindi isang kaibigan lamang ang aking pagpapalagay sa iyo kundi isang kapatid nang tunay, at tangi sa rito'y ina-

asahan kong ikaw ay nakalaang magbayad sa mahusayan ng̃ mg̃a ginawa mong di mabuti sa akin noong mg̃a nakalipas na araw... Amaury, ¿ibig mo bang sa ng̃alan ko'y hing̃in mo sa iyong Tutor ang kamay ni Magdalena upang maging kaisang palad ko?

—¡Aba! ¿at bakit?—ang pabulalas na nawika ni Amaury—¿Ano ba ang sinasabi mo?—anya pa at napala rawan sa mukha ang di masusukat na pagtataka.

—Ang sinasabi ko ay ito: Na ipinakikiusap ko sa aking kaibigan at kapatid na Amaury, pakiusap na kalakip ang pagpapaalala sa kanya ng̃ mg̃a dating pang̃ako sa akin, na hing̃in niya sa kinauukulan ang kamay ni Magdalena upang...

—¿Ang kamay ni Magdalena?—ang sunggab ni Amaury.

—Oo.

—¿Si Magdalena Abrigny?

—Oo, ang anák na dalaga ng̃ iyong Tutor

—Ng̃uni't... ¿Hindi ba't si Antonia ang naiibigan mo?

—¿Si Antonia? ¡Aba, hindi!...

—¿Di kung gayon pala'y umiibig ka kay Magdalena?

—¡Mangyari pa! At ito ang dahilan ng̃ aking ipinarito ng̃ayon.

—¡Magpahing̃a ka, kapuspalad na binata! Talaga yatang hinatulan ka ng̃ Tadhana na maging huli tuwina sa lahat ng̃ kilusán... Dapat mong matalastas na iniibig ko rin si Magdalena...

—¿Ano ang sabi mo?—ang walang malamang sabihing isinambot ni Felipe sa kanyang kaibigan.—¿Diyata't iniibig mo rin si Magdalena?

—Oo, at ang totoo'y...

—¿Ano?

—Kahapon lamang ay hining̃i ko na kay Dr. Abrigny ang kamay ni Magdalena, at hindi naman ipinagkait sa akin.

—¿Ang kamay ni Magdalena?

—Oo, ang kamay ni Magdalena.

Di kinukusa'y nasapupo ng̃ dalawang palad ni Fe-

lipe ang kanyang ulo, wari bagang pinipigil na ito'y sumambulat; pagkatapos, at sa gitna nğ di malaman kung ano ang gagawin ay nagtindig na susulingsuling, kinuha ang sombrero at umalis na ang mğa hakbang nğ paa'y walang tuos... Hindi na binuksan ang bibig munti man: para bagang ang dagok na yaon nğ kapalaran sa puso ay nakapagpapipi tuloy sa kanyang dila.

Sa pagkahabag ni Amaury sa kaibigan ay tinangkang habulin at sundan upang pigilin ang matulin at walang tuos na paglakad at aliwin din naman hangga't magagawa; nğuni't siyang pagtugtog nğ ikasampu nğ umaga, at naalala niya na isang oras na lamang ang kulang at magkikita na silang dalawa ni Magdalena.

## IX

### (SA TALAAN NG MGA ALAALA NI DR. ABRIGNY)

*Ika 15 ng Mayo.*

KUNG sakali man ay hindi ako hihiwalay sa aking mg̃a anák; sila'y mamamalagi sa aking piling; ako'y sasama saan man sila pumaroon at mamumuhay akong 'di malayo sa kanilang tabí.

Nagbabalak silang magparaan ng̃ Taglamig sa Italia. Ang totoo'y ako ang nagmungkahi ng̃ bagay na ito.

Maghaharap na ako ng̃ pagbibitiw sa aking katungkulang pagka-mediko ng̃ Kapulung̃an at ako'y sasama ng̃a sa aking mg̃a anák.

Si Magdalena ay mayaman at ako'y gayon din. ¿Ano pa ang kakailang̃anin ko, gayong ang aking mg̃a inimpok ay sadyang sa kanya ko lamang inilalaan?

Walang pagsalang ang pagalis ko ay ikamamanghang gayon na lamang ng̃ marami at pagsisikapan pa nilang hawag matuloy ang aking lakad, sa ng̃alan ng̃ karunung̃an, at saka sasabihing hindi ko dapat iwan ang aking mg̃a maysakít; datapwa't ¿ano ang kabuluhan sa akin ng̃ lahat ng̃ ito?

Para sa akin ang tang̃ing taong dapat kong paggugulan ng̃ isip at isagunitang lagi ay si Magdalena... At ang ganito'y hindi lamang nang̃ang̃ahulugan ng̃ isang luwalhati ko sa buhay kundi isa rin namang banal na tungkulin. Kinakailang̃an ako ng̃ aking mg̃a anák kaya't nararapat namang ako'y huwag lumayo sa kanilang piling. Sila'y paglilingkuran ko, at ako ang magi-

ging tagapagingat ng kani'ang sa'api. Nararapat na si Magdalena ay siyang maging pinakamaningning sa lahat ng babae, yayamang siya ang pinakamaganda sa lalong maganda, nguni't di naman dahil dito'y pababayaan kong bawasan ang kanyang ariarian.

Sa Nápoles kami maninirahan, sa *Villa Real,* sa isang palasiong paharáp sa *Mediodía*. Doo'y mananariwa ang aking anák, na kawangis ng isang malagong halaman na napabalik sa kanyang sariling lupa...

Ako ang mamamahala at magpapakilos ng bahay, magdaraos ako ng masasayang pagtitipon at malalaking sayawan at ako ang sasagot ng lahat ng gugulin na kinakailangan sa isang kabuhayang bihasá.

Pagsisikapan kong wala silang tanging isaisip kundi ang kanilang ikaliligaya at ang sila'y magmahalang mabuti... Ang totoo'y hindi isang birong gawa ang magisip ng mga bagay na ito: isa pang malaking kaabalahan at gawaing makabuluhan ng tao...

Nais ko rin naman na ang manga paglalakbay na gagawin namin sa Italia, na para sa dalawang magkasi y isang pagliliwaliw lamang, ay magdulot ng mahalagang bunga at pakinabang para kay Amaury at makatulong sa kanya upang tumaas pang lalo ang kanyang kalagayan at maragdagan ang mga dati niyang napagaabot. Sa katotohana'y pinagkalooban na ako kahapon din ng Ministro ng isang mahalag ng tungkuling gagampanan ni Amaury na nilakad ko para sa kanya bagama't sino man sa dalawa ay hindi nakahihiwatig ng bagay na ito.

Ang lahat ng natutuhan at nalalaman ko sa loob ng tatlumpung taóng pakikisalamuha sa matataas na tao at pakikitalamitam sa malalaking lipunan, ay ihahanda ko upang magamit ni Amaury pagdating ng araw ng kanyang pangangailangan. At hindi lamang binabalak kong tulungan si Amaury sa tungkuling hahawakan niya kundi ang ako na rin ang siyang gaganap ng kanyang mga tungkulin. Ako ang magtatanim para sa kanya upang wala na lamang siyang pagkaabalahan at paggugulan

nḡ panahon kundi ang anihin ang bunḡa nḡ aking ipinunla...

Ari nḡ aking anák ang lahat nḡ ibinibigay at ibibigay ko pa kay Amaury. Ang aking kayamanan, ang aking gunita at ang aking buhay ay para kay Magdalena, lamang...

Iniuukol at inilalaan ko nḡa ang lahat sa kanilang dalawa. Ayoko nang maglaan para sa akin nḡ iba pang bagay kundi ang magkaroon lamang ako nḡ karapatang makita ko si Magdalena maminsanminsan, na mapakinggan ko kung ako'y kinakausap niya at mamalas kong tuwina'y maganda at nabubuhay sa gitna nḡ kasiyahang loob.

Hindi na ako hihiwalay sa kanya at lilimutin ko na, gaya nḡ ginagawa ko na nḡang paglimot, ang Instituto, ang aking mḡa maysakit at pati na nḡ Hari na kanikanina lamang ay ipinatanong kung ano ang kalagayan ko. Ang lahat nḡa'y lilimutin ko na matanḡi lamang ang aking mḡa ospital; ang ibang maysakit na aking ginagamot ay pawang may kaya, kung di man masalapi at mayayaman, kaya't maaaring sila'y tumawag nḡ ibang mangga gamot, nḡuni't ang aking mḡa maysakit na mahihirap ay hindi; kung ang mḡa maralitang ito'y pababayaan ko't lilimutin, ¿ay sino pa ang gagamot sa kanila?

Subali't sa binabalak kong paniniraban sa Italia, na kasama nḡ aking mḡa anák, ay wala nang mangyayari kundi ang iwan ko na rin ang aking mḡa maysakit na maralita.

Maminsanminsa'y naitatanong ko sa sarili kung ako'y may karapatang pabayaan ko ang aking mḡa kaawaawang maysakít; at ang nananaig sa akin ay ang paniniwalang sinoman sa buhay na ito ay walang may higit na karapatan upang pagkaabalahan ko't paggugulan nḡ panahon at buhay, kundi ang aking anak na si Magdalena lamang...

* * *

*Ika 16 ng Mayo.*

Gayon na lamang ang kaligayahang naghahari ñgayon sa kanilang puso, kung aking pakiramdaman.

Ñgayo'y naparito si Amaury at namamalas kong siya'y galák na galák. Ilang saglit pa't ang dalawang magsinggiliw ay magkaakbay na nanaog sa halamanan, sa aming magandang hardin. Ito ang kanilang luwalhati, ang kanilang "Paraiso"...

Buhat sa aking durungawan ay nakapangubli akong nagmamasid sa kanila. Sa pook na pinaggugubatan ñg mña puno ñg *lila* ay natatanaw kong nagkakahigpit ang kanilang mña kamay at ang mña mata'y naguusap kaipala ñg tungkol sa lalong matatamis na pagasa ñg kanilang palad sa haharapin...

Sa ibabaw ñg lahat ay kinikilabutan ako kailan ma't magunita ko na kahi't na anong kasyahan ang idinudulot sa puso ni Magdalena ñg gayong mña pagniniig at paguulayaw nila ni Amaury, ay malamang na makapinsala sa kanya. Napakahina ñg kanyang katawan at napakaselan ñg kanyang kaluluwa, anupa't ang bahagyang aliw na tatamasahin ñg kanyang puso ay nakapagpapaiba na ñg kanyang kalagayan, gaya rin naman ñg nangyayari sa iba, hinggil sa kalungkutan...

¿Maalala kayang gawin ni Amaury ang mña pagiiñgat na sa tuwituwi na'y itinatagubilin ñg kanyang Tutor? ¿Matututo kaya siyang magtipid sa paglagok ñg luwalhati at pagdudulot ñg kaligayahan, gaya ñg ginagawa kong pagpipigil at pagtitimpi sa pagbibigay ñg anumang katuwaan at kasyahang loob sa aking anak?

—¿Ano kaya ang mangyayari sa aking buhay—¡oh, kahabaghabag na anak ko! kung ikaw ay bayaan nang mapagisa?...

Sa tuwing maalala ko ang kahinaan ñg katawan ni Magdalena, ay lagi nang para ko siyang nakikitang maykaramdaman at kung di ma'y nauumang na sa pagkakasakit.

At kung sakali, kung sakali't si Magdalena'y mapa-

waiay na nğa sa akin, ¿sino pa ang makapagpapagunita sa kanya sa bawa't sandali nğ ganito:—*Magdalena, makasasama sa iyo ang init na ito ng araw sa katanghalian; Magdalena, magingat ka sa simoy ng hanging malamig kung gabi; Magdalena, maglagay ka ng takip sa ulo; Magdalena magbalabal ka't nang di ka malamigan.* ¿Sino pa nğa ang makapagpapaalala sa kanyang palagi nğ mğa bagay na ito?

¡Ah, wala na! Wala nang makapagpapagunita sa kanya na gumawa nğ ganitong mğa pagiingat sa kanyang sarili!... Totoong siya nğa'y iibigin at mamahaling gayon na lamang ni Amaury, nğuni't totoo rin namang ito'y wala na lamang isasaisip kundi ang pintuhuin at mahalin sa habang buhay ang kanyang liyag, samantalang ako'y ang ikalalawig nğ buhay ni Magdalena ang magiging laman tuwina nğ aking pagiisip.

* * *

*Ika 17 ng Mayo.*

¡Napakasawi nğ palad ko!

Ang aking mğa pangğarap ay muling tinangğay nğ hangğin... Nagulap na naman ang langğit na kinaguguhitan nğ aking magagandang pagasa...

Pagkagising ko kaninang umaga ay inakala kong ako'y lalasap nğ kaligayahan sa buong maghapon; nğuni't niloob nğ Maykapal na pawang pait at kapighatian ang malunok nğ aking puso.

Si Amaury ay naparito rin kaninang umaga, na gaya nğ dati. Silang dalawa ni Magdalena ay pinabayaan kong magkaniig sa gitna nğ katuwaan, nğuni't sa ilalim nğ lihim at maingğat na pagtatanod ni aling Braun; at ako'y umalis upang tupdin ko ang aking mğa pangkaraniwang gawain at tungkulin sa arawaraw.

Ang buong maghapon ay nagdaan sa akin na ako'y kalong nğ matatamis na gunita dahil sa isang mahalagang bagay na unaunang maibabalita ko kay Amaury pagdating ko sa bahay. Ipagbibigay alam ko sa kanya na

natamó ko na ang tungkuling nilalakad ko para sa kanya at isisiwalat ko na tuloy ang iba pang panukala na may ilang araw nang binabalangkas ko sa isip para sa lalong ikatitiwasay nḡ kanilang pagsasama at ikatataas namang lalo nḡ kalagayan ni Amaury...

Mahigit nang ikalimang oras nḡ hapon nang ako'y dumating sa bahay. Sila'y magsisidulog na lamang sa mesa nḡ pagkain upang humapon.

Umalis si Amaury nḡuni't babalik naman agad kaipala. Ang kanyang pagkaalis ay mapaghahalata na wala namang gaanoong dahilan, sapagka't sa mukha ni Magdalena ay nasisinag pa ang tuwâ at kasyahang loob.

¡Kaawaawang anák ko!

¿Nagkamali kaya ako? Ang kanyang pagibig kay Amaury na sa aki'y nakapagdudulot nḡ malaking pagkabalisa, ¿ay siya kayang nakapagbibigay-lakas at buhay sa kanyang katawan na totoong mahina at masasaktin? ¿Mamamali kaya ang palagay ko na si Magdalena ay batang mamámatáy dahil sa kanyang pagibig kay Amaury? ¿Mabubulaanan kaya ang aking hula na ang pagirog na sinisimpan sa puso nḡ aking anák ay siya ring papatay sa kanya? ¡Oh, ang Kalikasan ay totoong sagana sa malalalim na banḡin na sadyang hindi maabot nḡ tinḡin nḡ lalong may mataas na pagkukuro at malinaw na pagmasid!...

Sa buong maghapon ay pinagisipisip ko ang kaligayahang inihahanda ko sa kanilang dalawa. Nḡuni't sa pagaalala kong matuklasan agad ni Magdalena ang mḡa nilalaman nḡ aking dibdib tungkol sa kanilang kapalaran sa hinaharap, ay nilisan ko siya sa loob nḡ salón at ako'y nanaog upang maglibang sa aming hardín.

Samantalang ako'y nagliliwaliw sa halamanan ay naulinigan ko ang tugtuging tinutugtog niya sa piano: isang *melodía* na nakapagpapaapaw sa pusò nḡ di masayod na galak...

Tumagal nḡ may labinglimang minuto ang paglilibang ni Magdalena sa harap nḡ piano. Sandasandaling ako'y

lumalapit sa isang pook na kinariringgang mabuti ng masarap na tugtugin, at pagkaraan ng ilang saglit ay ipinagpapatuloy ko ang paglilibot sa halamanan. Kung ako'y sumasapit sa dulungdulo ng hardín ay halos hindi ko na marinig ang piano, matangi na lamang ang mga notang lalong matataas na pinapanghihina na rin ng malaking agwat na kinaduroonan ko. Pagkatapos ay muli akong lalapit, at pagkalipas uli ng mga ilang minuto ay saka ako magbabalik ng paglilibot at paglilibang sa loob ng hardín.

Nang mga sandaling yao'y dumarating na ang gabi.

Napansin kong natigil na biglangbigla ang paghuni ng piano. Ako'y nangiti sapagka't nahulaan ko na ang sanhi ng gayon: di sasalang dumating na si Amaury

Sa gayo'y nagbalik ako sa salón, nguni't sa ibang daan ako naglusot: sa isang makipot at madilim na lagusan sa tabi ng pader.

Laban sa aking pagaakala'y natagpuan ko si Antonia sa lagusan; na nakaupon, nagiisa sa bangko at napapalaot sa isang malalim na pagbubulaybulay.

Magdadalawang araw nang binabalak kong kausapin si Antonia, at sapagka't yao'y isang mainam na pagkataon, ay huminto ako pagdating ko sa kanyang harap.

¡Kaawaawang Antonia!... Naisasaloob ko na kung ipagsasama siya sa bayang patutunguhan namin ay magiging salabid lamang siya sa kaligayahang inaasahan kong tatamasahin namin. Talaga sanang binabalak ko ang siya'y iwan at huwag ipagsama sa aming paglalakbay at pangingibang bayan, datapwa't ang totoo'y hindi rin naman maaaring siya'y iwan kong nagiisa rito sa bahay. ¡Kahabaghabag na pamangkin ko!...

Nang ako'y kanyang makita, ay itinaas ang tingin, saka nakangiting nagwika:

—¡Nakita na ninyo! ¿Nagkamali po ba ako sa pagsasabing ang kaligayahan ng dalawa ay siya ring kaligayahan ninyo?

—Totoo nga, anák ko; nguni't hindi pa rin sapat sa akin ang bagay na iyan, sapagka't nais kong ikaw man nama'y maging maligaya rin...

—¿Ako po ba?—ang sambot ni Antonia.—¡Ako po'y maligaya na! ¿Inaakala ba ninyong mayroon pa akong hinahanap na iba para sa akin? ¡Ako po'y wala nang iba pang hinahangad!... Hindi kaila sa akin na ako'y minamahal ninyong tulad sa isang tunay na anák; na kayo ay siya kong pinakaamá at talaga namang itinuturing kong amá; na ako'y tinitingnan ni Magdalena at ni Amaury na parang tunay rin nilang kapatid... ¿Ano pa nga po ang aking hahanapin?...

—Ang kinakailangan mo, Antonia, ay isang taong makatitingin at magmamahal sa iyo ng pagtingin at pagmamahal asawa. Sa palagay ko ay may nakita na akong isang tao na nababagay sa iyo, Antonia.

—¡Amain ko!—ang sagot ng pamangkin, sa isang tinig na parang nakikiusap na huwag nang tapusin ng Doktor ang sinasabi nito.

—Pakinggan mo muna ako, minamahal kong pamangkin—ang sagot ng Doktor,—at saka ka sumagot mamaya kung sakali mang mayroon kang ibig itutol o ipasubali sa aking sasabihin.

—Magpatuloy po kayo.

—¿Nakikilala mo ba si Julio Raymond?

—¿Sino pong Julio? ¿Yaon po bang binatang *procurador* yata ninyo?

—Yaon nga. ¿Ano ba ang palagay mo sa kanya?

—Sa tingin ko po'y *simpatico,* bagama't isang *procurador*...

—Husto na sana muna iyang biro—ang sagot ng matanda.—¿Kamumuhian mo kaya ang lalaking iyan?

—Upang ang isang lalaki'y makamuhian ng babae, ay kung sakali't mayroon na kaming iniibig; datapwa't sa dahilang hangga ngayo'y wala pang nakakahimalingan ang aking puso, ay kaya't masasabi ko sa inyong para sa akin

ay hindi ko pansin ang lahat ng̃ lalaki, parepareho na lamang silang lahat...

—¡Ah, ¡mabuti kung gayon, Antonia!... Maibabalita ko sa iyo na kahapon ay naparito si Julio at nakipagkita sa akin. Kung sakali't hindi mo siya napuna, sa ganang kanya nama'y ikaw na lamang ang napagmasdan halos. Ipinagpapauna ko sa iyo na si Julio ay isang binatang may maningning na pagasa sa hinaharap. Sa mg̃a araw na ito'y mayroon na siyang isang malaking ariariang bung̃a ng̃ kanyang sariling pagsisikap, at ito'y buungbuong inilalaan sa iyo... Ipinagtapat pa niya sa akin na ng̃ayon man daw at iibigin mo siya ay may nakahanda na siya para sa iyo, bilang "bigay-kaya", na halagang 200,000 pranko...

—Tingnan po ninyo, amain ko—ang sagot ni Antonia;—ang lahat niyang sinasabi ninyo, ay kinikilala kong mg̃a panukalang pawang mahalaga at marang̃al para sa akin, at dahil dito'y nararapat akong magpasalamat ng̃ taos sa puso. Hindi ko itinatanggi na si Julio, kung ipipiling sa ibang lalaking kasingtaas ng̃ kanyang uri, ay talagang dapat itang̃i sa karamihan at karapatdapat sa pagpapahalaga; datapwa't di lamang miminsang nasabi ko na sa inyo, amain ko, na sa buhay na ito ay wala na akong iba pang hang̃ad kundi ang mamalagi na lamang sa inyong piling, mamuhay na kasama ninyo upang kayo'y aking mapaglingkuran hanggang inyong mamarapatin at ipahintulot sa akin. Iba pang kaligayahan sa buhay ay wala na po akong pinapang̃arap at ninanais na matamo; at kung kayo'y walang ibang kaligayahang maidudulot sa akin kundi ang ako'y pagpayuhang makipagisang puso kay Julio, ay minamatamis at minamasarap ko na pong makalilibo ang ako'y manatiling dalaga at mamalagi na ng̃a lamang sa inyong piling...

Tinangka kong igiit sa kanya ang aking inaamuki sa pamamagitan ng̃ pagpapakilala ng̃ mg̃a kabutihang mapapala kung sakali't siya'y sasangayon na maging kaisang puso ni Julio Raymond. Ang binatang nahihirang

para kay Antonia ay may salapi at kinaaalangalanganan. Sinabi ko pa kay Antonia na sapagka't ako'y matanda na, ay hindi na gaanong magtatagal ang aking buhay; ¿ano ang mangyayari sa kanya kung sakali't mapikit na ang aking mĝa mata at wala na sa kanyang sukat magmalasakit at magarugang isang amaing tulad ko?

Mataimtim na pinakinggang lahat nĝ aking pamangkin ang mĝa sinabi kong ito, at pagkatapos nĝ aking pagsasalita, ay malumanay na sumagot:

—Talastas ko pong ako'y may katungkulang sumunod sa inyong ipinaguutos at sa atas nĝ inyong kalooban gaya rin naman nĝ ganitong tungkulin ko sa aking mĝa magulang, kung sakali't sila'y nanĝabubuhay pa. Utusan po ninyo ako, amain ko, at makikita ninyong kapagkaraka'y susunod ang inyong pamangkin; subali't huwag na lamang kayong magpilit nĝ paghimok sa akin at sa pagpapakilala nĝ kabutihang aking mapapala sa pagaasawa, sapagka't hanggang magagamit ko ang aking sariling kalooban ay talaga pong hindi ako magaasawa, kahi't na ang magiging kaisang palad ko'y isang milyonario o isang prinsipe pa kaya...

Ang kanyang tinig, ang kanyang anyo at pati nĝ kanyang mĝa kilos ay naghihiwatig na kung ako'y magpipilit sa aking sinasabi, ay hindi na manĝanĝahulugan nĝ isang pagamuki lamang ang tungkol sa kanyang pagaasawa kundi nĝ isa nang paguutos, kaya't sinabi kong siya nama'y hindi ko pinipilit; na kanyang magagawa ang ibig niyang gawin, at ang kanyang kapalaran ay maila laan niya sa anomang sa ganang kanya'y lalo niyang minamabuti. Pagkatapos ay ipinahayag ko pa ang aking panukala tungkol kay Magdalena at kay Amaury at sinabi ko na rin na inaasahan kong siya'y sasama sa aming pagparoon sa Italia. Pagkarinig ni Antonia sa mĝa tinuran kong ito ay umiling nĝ kaunti at sumagot na lubos niyang pinasasalamatan ang aking magandang nais at panukala, subali't dinaramdam na ipagtapat na hindi

niya mapaunlakan ang aking pagaanyaya. Ako'y tumutol sa kanyang pagtanggi, at siya'y sumagot:

—Dinggin po ninyo ako. Ang Dios na nakaaalám at naghahawak ng̃ kapalaran ng̃ mg̃a tao, ay siyang nagpasya na samantalang ang iba'y magtatamasa ng̃ kaligayahan ang iba nama'y lalasap ng dalamhati. Ang kapalaran ko sa buhay na ito ay ang mapag-isá. Bata pang munti ay naulila na ako sa aking mg̃a magulang. Ang sigla at ing̃ay ng̃ isang malayong pagtatawid-bayan at ang iba't ibang tanawing namamalas sa mg̃a siudad at nayon, bukirin at kabundukang mapagdaraanan ay hindi nababagay sa akin. Ako po ay magpapaiwán dito sa Paris, at hihintin ko sa bahay na ito ang inyong pagbalik. Pasasama ako sa ating utusáng si Aling Braun. Lalabas ako sa aking silid kung ako'y magsisimba lamang o kung mananaog sa ating hardin upang maglibang ng̃ kaunti. Sa inyong pagbalik ay daratnan din ninyo ako kung saan ako iniwan, at kayo'y sasalubung̃in ko, kayo'y tatanggapin kong kimkim sa puso ang katahimikan at sa mg̃a labi'y sumusung̃aw ang masasayáng ng̃iti...

Hindi na ako nagpumilit. Itatanong ko pa sana kay Antonia kung ano't ang kanyang silid ay itutulad niya sa isang kapilya, gayong siya'y isang dalagang maganda at bata pa rin naman, may masiglang kalooban at matalas na pagiisip at nakamana ng̃ isang ariariang nagkakahalaga ng̃ 200,000 pranko.

Datapwa't. ¿bakit ang paguusisa kay Antonia ang aatupagin ko, gayong ang marapat kong gawin ay ang magtung̃o sa salón?

Aywan kung ilang minuto ang naubos sa aking pagmamasid kay Antonia, o sa lalong tumpak na sabi'y sa aking pang̃alawang anák; sapagka't dahil kaipala sa pagilag niyang siya'y tanung̃in ko pa ng̃ kung anuano tungkol sa kanyang mg̃a naipahayag na sa aki'y huming̃i ng̃ pahintulot na siya'y bayaan ko nang makapasok na sa kanyang silid.

—¡Aba, hindi; hindi anak ko!—ang aking isinagot—

hindi ako, kundi ikaw ang dapat maiwan dito upang makapagpatuloy sa pagsanghap ng̃ hang̃ing malamig. Huwag kang magalala sa akin ng̃ ano pa man.. ¡Maanong magawa rin ni Magdalena nang walang sukat ipang̃amba sa kanyang sakit ang ganyang paglilibang mo sa ating hardin, kahi't na sa ganitong mg̃a oras!

—Iginagalang kong amain—ang pakli ni Antonia,—isinusumpa ko po sa ng̃alan ng̃ mg̃a bituing nakapalamuti sa lang̃it at sa ng̃alan ng̃ buwang namamahagi ng̃ayon sa lupa ng̃ kanyang malamig na liwanag, na kung maipagkakaloob ko lamang kay Magdalena itong malusog na katawan ko, sana'y ginawa ko na ng̃ buong puso at walang pasubali; sapagka't hindi po ba't ang mg̃a pang̃anib na nakakukubkob sa kanya ay lalong nababagay sa isang hapís at kulangpalad na ulilang gaya ko, kaysa isang tulad niyang sagana sa kayamanan at naliligid ng̃ mg̃a pusong nagmamahal?...

Dahil sa ganitong ipinahayag ni Antonia, na sa aking pagkamasid ay binigkas ng̃ taimtim sa kanyang loob at munti mang pagpapakunwari'y wala, ay niyakap ko tuloy ang aking pamangkin; at samantalang nagbabalik sa kanyang pagkaupo sa bangkong dating kinalilikmuan, ako nama'y napatutung̃o sa gawing hagdan upang tuluytuloy nang makarating sa salón.

Nang maihakbang ko na ang aking paa sa unang baytang, ay naulinigan ko ang boses ni Magdalena: isang tinig na malambing at mahinay at kawang̃is ng̃ tinig ng̃ isang anghel, boses na nakapawi ng̃ aking pagaagamagam at pagkalungkot.

Nahikayat akong pakinggan ang mg̃a salitang nunukal sa mg̃a labi ng̃ aking anak, sa dahilang ang mg̃a unang bigkas na nakarating sa aking pangdinig ay nakagising na ng̃ pagmimithi kong makatalos ng̃ mahalagang bagay na pinaguusapan ng̃ dalawang magsinggiliw

Buhat sa likod ng̃ kortina na sadyang inilapat upang mahadlang̃an ang pagpasok ng̃ hang̃ing malamig ng̃ gabi, ay natatanaw ko ang anino ng̃ dalawang ulo ng̃ mag-

kasi, na kapwa nakatungo, at nagkakalapit at anyong nagbubulungan...

Ang dalawa'y naguusap nğ marahan, wari bagang nagaalalang may makarinig sa kanilang pinaguusapan. Subali't gayon ma'y walang kakiloskilos na sila'y pinakikimatyagan ko, iniipit ko ang aking paghinga at pinipigil ko ang pagtahip nğ aking dibdib... Ang kanilang mğa panğunğusap ay nakararating sa ubod nğ aking puso na parang patak nğ tubig na malamig, o nğ yelong nalulusaw...

"—Kung gayo'y magiging maligaya na ako, Magdalena—ang malinaw na narinig kong sinabi ni Amaury sa aking anak;—sa arawaraw ay makikita ko ang magandang mukha mo sa lilim nğ langit nğ Nápoles at Sorrento, na lubhang kaayaaya at punungpuno nğ pangarap.

"—Siyanğa, Amaury—ang sagot nğ dalaga;—at sa gayo'y makapagtuturing na ako nğ gaya nğ ganitong sinabi ni Mignon: *¡Kay ganda ng lupaing pinamumulaklakan ng mga puno ng dalandan...!* Datapwa't ang iyong pagibig, Amaury, na may taglay nğ simoy nğ kaluwalhatian, ay lalo pang maganda sa ganang akin, at siyang pinakamahalaga at pinakamainam sa akin, higit sa lahat nğ bagay...

"—¡Ay!—ang buntunghiningang naibulalas ni Amaury.

"—¿At bakit? ¿Ano ang nangyayari sa iyo?—ang usisa ni Magdalena.

"—¿Bakit kaya't ang kaligayahan ay lagi na lamang sinusundan nğ isang anino na kahi't banaag lamang ay nakapagdudulot nğ ligalig sa kapwa?

"—Hindi ko mawatasan, Amaury, ang ibig mong sabihin. ¿Maaari bang liwanagin mo lamang?

"—Ang ibig kong sabihin ay ito: Na para sa ating dalawa, ang Italia ay magiging isang Paraiso na makapaguudyok sa akin upang sa piling mo'y maulit ko rin ang ganitong mğa panğunğusap pa ni Mignon na: *Oo, dito nga tayo dapat magibigan, dito tayo nararapat*

*manirahan,...* kundi lamang dahil sa isang bagay na makalilipos ng̃ bagabag sa ating kapalaran at makapaghahalo ng̃ kalumbayan sa pagmamahalan nating dalawa...

"—¿At ano ang bagay na iyan?—ang nananabik na usisa ng̃ dalaga.

"—Hindi ako makapang̃ahas na sabihin ko sa iyo, Magdalena.

"—Datapwa't ibig kong ipahiwatig mo man lamang sana sa akin. Hala, sabihin mo na ng̃ayon din—ang tugon ng̃ kausap.

"—Na ako'y may paniwala na upang tayong dalawa'y lubusang managano sa kaligayahan, ay kailang̃ang tayo'y mapagisa lamang. masarili natin ang buhay... May paniwala rin ako na upang mabuhay tayo na parang isang katawan lamang, upang tayong dalawa'y mabuo sa isang kaluluwa at masilid sa isang pagiisip ang pagiisip natin? ay hindi marapat ang tayo y maging tatlo...

"—¿Ano ng̃a ba, Amaury, ang ibi mong sabihin, Linawin mo pa ng̃a ang tinutukoy mo.

—"¿Samakatwid ba, Magdalena, ay hindi mo pa nawawatasan ang sinasabi ko?...

"—¿Nagsasalita ka ba ng̃ ganyan sapagka't tayo'y sinasamahan at sasamahan pa ng̃ aking ama? ¿Hindi mo ba ipinalalagay na magiging isang paglimot sa mg̃a pagpapalang ginawa niya sa atin at isang di pagtuturing ng̃ mg̃a biyaya at kabutihang naipauutang na rin niya, kung siya'y papaghihinagapin man lamang na siya'y nagiging isang salabid sa paglasap natin ng̃ lubos na kaligayahan? Huwag mo sanang ituring, Amaury, na ibang tao ang aking ama, sapagka't talaga namang siya'y hindi iba sa atin. Alam kong tayo'y minamahal niya, at ang pagmamahal niya sa akin ay siya ring pagmamahal sa iyo kung kaya nama't marapat na ang utang natin sa kanya ay bayaran ng̃ katulad ng̃ ipinahiram niya sa atin...

—"Kung gayo'y huwag na nating pagusapan pa ang bagay na iyan—ang isinagot ni Amaury,—yamang nagkakaiba tayo ng̃ paghahaka; limutin mo ang aking mg̃a

ipinahayag at ituring na ako'y walang sinabing anoman.

"—¿Nagdaramdam ka ba, Amaury?—ang kapagkuwa'y isinagot ng̃ dalaga.—Patawarin mo ako kung sakali't sumamâ ang ulo mo dahil sa akin. ¿Hindi mo pa ba nalalaman na ang pagibig ng̃ anák sa magulang ay ibá kaysa pagibig sa kaisang palad?

—"Iya'y nalalaman ko na; ng̃uni't ang pagibig ng̃ isang amá ay hindi panibughuin at mapagimbot, di gaya ng̃ pagibig ng̃ lalaki sa kanyang asawa... Ang Biblia, na siyang dakilang aklat ng̃ Sangkatauhan, ay may dalawampu't limang siglo nang nagpahayag ng̃ ganito: "Lilisanin mo ang magulang mo upang ikaw ay sumunod at sumama sa iyong asawa."

Kung di ako nakapagpigil ay nakásagot na sana ako sa kanilang paguusap.

Nang mg̃a sandaling yao'y para akong ipinako sa aking pagkakaupo; nahahapis akong aking ginugunamgunam ang mg̃a binitiwang salita ni Magdalena, sa harap ng̃ ipinahayag ni Amaury, bilang pagtatanggol sa mg̃a paratang na ginawa nito sa akin sa pagpapalagay na ako'y magiging salabid sa kanilang pagtatamasa ng̃ kaligayahan. Kung sa bagay ay hindi pa rin ako nasisiyahan sa pagtatanggol sa akin na ginagawa ng̃ anák ko, sapagka't ang inaantay kong isagot niya kay Amaury, ay ito: na kailang̃an niyang siya'y huwag mapawalay sa kanyang amá, gaya rin naman ng̃ pang̃ang̃ailang̃an kong ako'y huwag mapalayo sa aking anák, subali't hindi na niya sinabi ang nais kong isagot ay ganito pa ang kanyang itinugón kay Amaury:

"—Marahil ay may matwid ka sa pagaakala ng̃ ganyan; ng̃uni't hindi natin maiaalis ang tayo'y samahan niya, bagama't ang pagsamang ito sa atin ay ipinalalagay kong ipaghihirap din ng̃ kanyang loob; at marapat nating isaalangalang na kung sakali ma't sa isang dako'y mangyayaring siya'y maging salabid sa ating minimithing pananagano sa kaligayahan, sa kabilang dako nama'y makatutulong pa siya sa paglasap natin ng̃ luwalhati...

"—Huwag kang magsaloob ng ganyan, Magdalena; nagkakamali ka sa iyong pananalig. ¿Maaari bang tayo'y makapagusap ng malaya at masabi ko sa iyo ang ganitong mga ipinahahayag ko ngayon, kung sakali't sa mga sandaling ito'y kaharap natin si Dr. Abrigny? ¿At kung sakali't nagliliwaliw na tayong tatlo ng iyong amá sa lilim ng mabulaklak na mga puno ng suha, na pinaguusapan natin kanikanina lamang, o sa dalampasigan ng dagat na tahimik at maaliwalas, ¿ay inaakala mo bang magkakaroon ako ng laya at pagkakataong maisapupo ko sa baywang mo ang aking palad at sa mga labi mo'y maidampi ko ang halik ng pagmamahal? ¿Hindi mo ba inaakalang makababawas ng aliw at kasyahang loob na tatamasahin natin ang kung sakali nga't sa ating pagulayaw ay may isang Dr. Abrigny tayong pangingilagan na makamamalas ng ating mga kilos? Kung tayong dalawa lamang ang magkakasama at magkakaniig, ¡gaanong karaming bagay ang mapaguusapan natin! ¡at gaanong mga sandali ang makalalagpas, sa kabilang dako, ng di natin ipagiimikan!... Kung makakasama nga natin ang iyong amá, kailan ma'y hindi tayo magkakaroon ng laya: magtitikom tayo ng bibig kung kailan kailangang tayo'y magusap na mabuti, at maguusap naman tayo ng marami sa mga sandaling kailangang tayo'y tumahimik. Kung siya'y kasama natin, lalunglalo na kung makakasalamuha natin sa salitaan, ay mapipilitan tayong magusap na palagi at maguusap tayo ng nauukol sa isang bagay na iyon at iyon din... Nais ko sanang ang bagay na ito'y matamang pagisipin mo; ako'y umaasa na kung ang suliraning ito'y mapagsuring mabuti ng iyong pagiisip, ay lalo mong mapagkikilala na nasa matwid ang aking mga sinasabi sa iyo...

Ang sagot ni Magdalena sa huling ipinahayag na ito ni Amaury ay narinig ko naman agad; ganito ang kanyang sinabi sa gitna ng aking pagkahapis:

"—Datapwa't, sa halimbawang ako'y magkaroon ng isang paghahakang tulad ng paghahaka mo, ay ¿ano at

paano ang ibig mong mangyari sa aking amá?... Ang lahat ng̃ kailang̃ang taglayin sa ating paglalakbay ay nakahanda na; anupa't kahi't na labislabis kang magkaroon ng̃ katwiran ay wala na tayong magagawa. At saka, ¿sino sa atin ang makapang̃ang̃ahas na magsabi sa amá ko na siya'y magiging sagabal lamang sa ating pang̃ing̃ibang bayan? ¿Ikaw ba? Kung ako'y hindi ko magagawa kahi't na kailan...

"—Labis ko nang natatalos, Magdalena; at dahil diyan kung kaya't ako'y hindi mapalagay at pinanglalamigan ng̃ pagasa. Yamang ang iyong ama ay may isang pagiisip na matalas at nagkikimkim ng̃ isang katalinuhang katang̃itang̃i, na nagbibigay-daan sa kanya upang mabasa ang lalong lihim na damdaming natatago sa kaibuturan ng̃ ating pusò, ay maaaring magkaroon siya ng̃ sing-isáng paghahaka tulad ng̃ pagkukuro natin, at sa ganito'y hindi siya mapaparis sa iba na napatatang̃ay sa sakit ng̃ ating matatanda na naghahang̃ad tuwi na na sila'y makapamaibabaw sa kaibigán ng̃ kabataan, kahi't na ano ang mangyari. Hindi ko hang̃ad na siya'y pulaan sa ganitong pagpaparatang ko; ng̃uni't hindi na kaila sa iyo, Magdalena, na ang matatanda ay malapit ng̃ang mabulagan at makagawa ng̃ mg̃a bagay na kapinsapinsala, at dahil sa di karunung̃ang humula ng̃ nilalaman ng̃ pagiisip ng̃ kanilang mg̃a anak at sa paglagpas na sa gulang na tinataglay ng̃ kabataan, ay karaniwang nagpipilit na mapailalim sa kanilang ninanais na mangyari... Tayo ay maglalakbay-bayan at ito sana'y magiging kalugudlugod sa atin kundi dahil sa isang sawing pagkakataon na...

"—¡Sukat na!—ang pabulalas na inihadlang ni Magdalena.—Tumigil ka na sana ng̃ pagsasalita, Amaury.—Kung sa bagay ay di naman ako magkikimkim agad ng̃ galit sa iyo; ang totoo'y bung̃a rin ng̃ iyong pagibig ang mg̃a iping̃ang̃amba mong iyan; ng̃uni't...

"—¿Ano? ¿Inaakala mo bang ako'y walang katuwiran

sa aking mĝa nasabi na?—ang isinagot ni Amaury sa isang hawig na tila nanunuya.

"—Hindi naman ganyan ang ibíg kong sabihin... Mag usap tayo nĝ marahan, sapagka't nanĝanĝamba akong marinig nĝ aking ama ang boses ko at mabatid niya ang ating pinauusapang ito. Ipinalalagay kong ang sasabihin ko nĝayon sa iyo ay isang malaking "kasalanan".

At lalo pang hininaan ni Magdalena ang kanyang tinig, sa pagpapahayag nĝ sumusunod:

"—Pakinggan mo ako, Amaury. Dapat mong malaman na ang mĝa ipinahayag mo sa akin at ang mĝa bagay na hinahanĝad na mangyari ay hindi ko itinuturing na labis o nalalabas baga sa matwid, kundi minamainam ko pa nĝa, sapagka't ang totoo'y ganyan din ang aking mĝa pagaakala, at kung tunay mang wala akong sinasabi sa iyo ay sapagka't wala akong lakas na maipagtapat ang isang bagay na gaya nĝ tinutukoy natin nĝayon. Datapwa't muli akong makikiusap sa iyo at uulitulitin ko na paniwalaan mo lamang akong ikaw ay iniibig ko, at sa wakas ay inaasahan kong pahihinuhod ka rin sa akin; ipinamamanhik ko nĝa na kalamayin mo na ang iyong loob, gaya nĝ aking ginagawa...

Hindi na ako nakatiis... Ang mĝa huling salitang ipinahayag ni Magdalena ay tumimo at lumikha nĝ malalim na sugat sa aking puso, gaya nĝ pagtimo nĝ isang matulis na patalim... Hindi na nĝa ako nakatiis...

Noon ko naunawaan na ako'y nabubulagang mabuti at lubhang mapagimbot sa aking sariling kapakanan at kabutihan lamang. Gayong si Antonia ay itinuturing kong isang malaking salabid kung ipagsasama sa aming paglalakbay sa Italia,ay kung bakit hindi ko naman naisip na ako ma'y magiging isang sagabal din pala naman sa kalayaan at sa lalong ikapananagano sa katuwaan nĝ magkasi.

Sinikap kong anuma'y wala silang mahalata sa aking mukha; pinilit kong mapalabas sa kanila na wala akong kamalaymalay sa kanilang napagusapan, at marahan at tila walang anumang ako'y nasok sa salon.

Pagkakita sa akin ng̃ dalawa ay kapwa nagtindig. Si Magdalena ay hinagkan ko sa noo, at si Amaury naman ay kinamayan ko ng̃ mahigpit.

—¡Mg̃a anak ko!—ang ibinati ko sa kanila;—ako ay may dalá ng̃ayon sa inyong isang balitang hindi mabuti...

Kahi't na hindi kinahihiwatigan ang aking tinig na ang balitang hatid ko'y hindi naman nauukol sa isang kapahamakan o kasawiang napakalaki para sa kanilang dalawa, ay napansin ko rin na ang pagkabalisa at pananabik ay biglang naghari sa kanila nang mg̃a sandaling yaon. Napansin kong ang dalawa'y nang̃inig.

—Siyang totoo, mg̃a mutya kong anak. Ako'y mapipilitang huwag sumama sa inyo; mapipilitan akong talikuran ko ang pagtatamo ng̃ aking ginintuang panaginip na dili iba't ang kayo'y masamahan ko sa binabalak nating pang̃ing̃ibang bayan. Ako'y maiiwan dito sapagka't ayaw pumayag ang Hari na ako'y bigyan ng̃ kapahintulutang makaalis at ang tang̃ing sinabi o iminatwid sa akin sa kanyang pagtanggi, ay sapagka't totoong kailang̃an daw niya ako, at ipinakiusap pa sa dakong huli na ako'y pahinuhod na ng̃ang huwag nang sumama sa inyo... ¿Ano pa ang maitutugon ko? ¿Ano pa ang aking maimamatwid? ¿Maaari kaya akong tumanggi?... Ang pakiusap ng̃ isang hari ay nang̃ang̃ahulugan ng̃ utos sa isang nasasakupan, sa isang alagad, sa isang tapat na lingkod...

—Kung gayo'y hindi rin pala ninyo ako mahal, ama ko—ang nahahapis na isinagot ni Magdalena,—sapagka't minamainam at minamasarap pa ninyong pairugan ang kahiling̃an ng̃ Hari kaysa sa ipagkaloob ang ikaliligaya at ikagiginhawa ng̃ inyong anák.

—¿Ano ng̃a po ang ating magagawa, iginagalang kong Tutor?—ang isinagot naman ni Amaury na nagtitimping mapabulalas ang katuwaang naghahari sa kanyang kaluluwa nang mg̃a sandaling yaon sa harap ng̃ gayong balitang inihatid sa kanila ng̃ Doktor.—Wala ng̃a po tayong magagawa kundi ang sumangayon, mapait man sa

ating kalooban, sa ganyang pakiusap nğ ating Hari na nangangahulugan nğ isang paguutos. Subali't ngayon pa'y maipagpapauna na namin na kahi't na kayo'y malayo sa amin ay hindi rin kayo mawawalay sa aming gunita...

Ipinagbigay-alam ko na kay Amaury ang mğa bagay na kailangang matalos niya: ang "misión diplomática" na aking natamo para sa kanya at ang aking mğa layon na kapupulhan niya nğ malaking pakinabang at saka ang paglalakbay na gagawin namin sa Italia.

Sa anyo nğ mukha ni Amaury ay napaghuhulong siya'y lubos na nasiyahan sa mğa ibinalita ko sa kanya; nğuni't ang totoo'y hindi ang mğa bagay na yaon ang pinagkakaabalahan nğ kanyang pagiisip, nang mğa sandaling yaon, kundi ang kanilang pagiibigan at pagmamahalan ni Magdalena.

Nang magpaalam si Amaury, upang umuwi sa kanila, ay inihatid pa siya ni Magdalena hanggang sa pinto.

# X

SA mğa araw na sumunod ay wala nang nakaligalig sa kaligayahang nilalasap ni Magdalena at ni Amaury, at sa loob nğ isang linggong singkad ay mğa ngiti nğ kasiyahan ang tuwi na'y sumusungaw sa mğa labi nğ magkasi.

Hindi maaaring mapansin nğ gayungayon lamang na sa apat na pusong nagkakasama sa bubóng nğ isang tahanan ay may dalawang hindi katulad nğ sa magkasi, na tuwi na'y nagdaranas nğ kapaitan, at ang dalawang pusong ito'y dili iba't ang sa ama at sa pinsan ni Magdalena.

Magbuhat nğ mapagkayarian at maitakda ang araw nğ pagiisang dibdib nğ magsingirog, ayon sa tiñgin nğ karamihan, ay lumulusog ang katawan ni Magdalena; subali't sa mğa matang mapagmasid at mapanuri ni Dr. Abrigny, ay hindi dapat maniwala at manghawak sa gayong palagay, sapagka't sa kanyang pagkukuro, ay hindl pa rin ganap na napaparam ang malupit na pagbabanta nğ sakit nğ kanyang anak, na bukas makalawa'y siyang maghahatid dito, sa isang hangga na walang kasingsaklap.

Kung sa bagay ay hindi maikakaila na ang mğa pisnği ni Magdalena, na dati'y maputla, ay pinanumbalikan na nğ magandang kulay, nğuni't gayon ma'y hindi pa rin matahimik ang kalooban nğ kanyang ama, sapagka't talastas niyang ang gayo'y dahil lamang sa katuwaang naguumapaw sa puso ni Magdalena.

Ang apoy ng̃ kabataan at ng̃ pagibig ay kumikislap sa mg̃a mata ni Magdalena, ng̃uni't gayon ma'y nahuhulaan ni Dr. Abrigny na maminsanminsan ay dumadalaw sa loob ng̃ katawan ng̃ kanyang anak ang lagnat na nanggagaling sa kanyang karamdamang hindi pa ng̃a lubos na gumagaling.

At sa mg̃a mapanuring pangmalas ni Dr. Abrigny ay hindi rin nalilihim ang nababagong pagpapalagay ni Magdalena sa kanyang pinsang si Antonia.

Kailan ma't si Antonia'y pumapasok sa salon at nakikipagusap kay Dr. Abrigny, sa ubod ng̃ puso ni Magdalena ay napupukaw ang isang damdamin ng̃ pagkahapis, at maipalalagay pa ring pananaghili kundi labis lamang na namamalas at nadadama ni Magdalena ang mataos na pagmamahal sa kanya ni Dr. Abrigny.

Kung sakali nama't sa pagdating ni Amaury sa tahanan ng̃ Doktor ay natataong wala ito sa salon, at kung naitatanong ng̃ binata kay Magdalena kung saan naroroon ang kanyang pinsan, ay sukat na ang pagtatanong na ito—gayong isang pagtatanong lamang ng̃ tapat na kaibigan,—upang magpahalata na agad si Magdalena ng̃ sukal ng̃ loob at magpamalas ng̃ pang̃ung̃unot ng̃ noo at asim ng̃ mukha. At kung sakali't si Antonia nama'y kaharap sa paguusap ng̃ dalawang magkasi at sa isang pagkakatao'y mapating̃in ang binata kay Antonia, ay magdaramdam na rin si Magdalena, at kapagkuwa'y magdadahilang siya'y mananaog muna sa hardin upang maiwan lamang ang dalawa sa loob ng̃ salon. Datapwa't kung sakali nama't mataong nasa hardin si Antonia sa pagdating ng̃ binata, at maisip nitong anyayahan ang kanyang giliw na maglibanglibang sa halamanan, ay hindi papayag si Magdalena at magdadahilan ng̃ kung anuano, huwag lamang makapanaog: nariyan ang sabihing makasasama sa kanya ang init ng̃ araw, kung sakali't mapataon sa araw ang pagaanyaya ng̃ binata; at nariyan namang magdahilan na hindi nababagay sa kanya ang la-

mig ng̃ hang̃in kung sakali't mapataon sa gabi ang pagdating ni Amaury at pagyayaya nito sa hardin.

Anupa't si Magdalena—na isang dalagang mapangakit, may kaloobang masaya, at mabuting magpalagay at makiharap sa madla—ay napapatang̃i ng̃ pagpapalagay at pakikiharap sa kanyang pinsan dahil sa isang paghihinalang malaon nang namumugad sa kanyang puso.

Subali't sa ibabaw ng̃ lahat ng̃ ito, ay hindi nagpapahalata ng̃ pagdaramdam si Antonia sa gayong hindi mabuting pagpapalagay sa kanya ng̃ pinsang maysakit, palibhasa'y itinuturing niya na ang gayong mg̃a anyo at kilos ng̃ kanyang pinsan ay siya lamang dapat hintin. kaya't hindi na siya nagpapapansin at nagkukunwang walang anumang nahahalatang pagbabago, bagama't ang totoo'y matagal nang tumitimo sa kanyang dibdib at nakasusugat sa pagibig sa kanyang sarili ang gayong kung minsa'y lumalabis nang pagpaparatang sa kanya ni Magdalena. Sa kanyang pakikiharap kay Magdalena ay wala siyang ibang ipinahahalata kundi ang siya'y nagdadalang habag dahil sa karamdamang tinataglay ng̃ maysakit; at tila ibig pa niyang palitawin na ang gayong lumalabis na ng̃ang pagkukulang sa kanya ay hindi niya ikinagagalit kundi ipinagdadalang-awa pa ng̃a... Kung pagtutuusin ay si Antonia ang dapat magpatawad sa nagkakasala sa kanya, ng̃uni't ang nangyayari ay siya pa ang mandi'y humihing̃i ng̃ tawad.

Arawaraw, bago dumating si Amaury at pagkaalis na nito, si Antonia ay lumalapit sa kanyang pinsan. Saka pa lamang siya niyayakap ng̃ mahigpit ni Magdalena, at waring sa mg̃a gayong sandali lamang nalilinawan ng̃ maysakit na ang kanyang pagpaparatang o pagbibintang sa kanyang pinsan tungkol kay Amaury, ay walang katotohanan; ang ganitong mg̃a sandali ay natatapos sa pagkalaglag ng̃ kanyang luha at pagkakaiyakan ng̃ magpinsan.

¿Mayroon kayang isang mahiwagang pagkakawatasan

na namamagitan sa dalawang pusong ito, na hindi matatalos ng sino man?

* * *

Ang dakilang gabi na ipagdaraos ng masaya't katangitanging sayawan ay nalalapit na.

Isang araw bago dumating ang kaarawan ng kasayahang ito, ang magpinsang dalaga ay nagkausap na mabuti tungkol sa damit na lalong nababagay na kanilang isuot kinabukasan. Sa paguusap na yaon ni Antonia at ni Magdalena ay kaharap si Amaury. Napansin ng binata na ang lalong pinagkakaabalahan ng isip ni Magdalena ay hindi ang damit nitong gagamitin sa sayawan kundi ang para kay Antonia. Iminungkahi ni Antonia sa kanyang pinsan na silang dalawa'y magsuot ng magkatulad na damit, gaya ng karaniwang ginagawa nila: isang bestidong *tul* na puti na may kasamang rasong nanganganinag; nguni't nagpumilit si Magdalena na ang isuot ni Antonia ay ang may kulay rosas sapagka't ayon sa patunay at giit ni Magdalena ay ang kulay na ito ang lalong nubabagay sa kanyang pinsan. Upang makapagbigay-loob si Antonia, ay sumangayon na rin.

Kinabukasan—na siya nang araw na itinakda ni Dr. Abrigny upang ihayag at ipagbigay-alam sa kanyang mga katoto na sadyang pinaanyayahan sa pagtitipong yaon, ang pagiibigan ng kanyang anák at ni Amaury at ang di nalalayong pagiisang palad ng dalawang ito, —ay hindi na lumayo ang binata sa tabi ni Magdalena samantalang ito'y nagbibihis at nagaayos na mabuti sa harap ng salaming nasa loob ng silid na bibihisán. Napuna ni Amaury sa mga sandaling nagbibihis ang kanyang irog, na ito'y nagpapakaingat ng pagaayos ng katawan at mandi'y sinisikap na maging kaakitakit ang lahat ng bagay na nakapalamuti sa kanyang damit. Sa sarili'y naitanong tuloy ni Amaury ang ganito: "¿Ano't nagpapakaayos pang mabuti si Magdalena sa pagbibihis at

waring pinagsisikapan niyang maging kaakitakit? ¿Kaila pa kaya sa kanya na para sa akin ay siya lamang ang babaing pinakamaganda sa lahat ng̃ babae sa buong daigdig?"...

Nang tumugtog ang ikalimang oras ng̃ hapon ay umalis muna si Amaury upang magbalik sa ganap na ikapito ng̃ gabi. Nais ni Amaury na bago dumating ang kanilang mg̃a panauhin at mapilitan si Magdalenang sumalubong at makiharap sa mg̃a tao, ay siya muna ang unang mapagukulan ng̃ panahon, kahi't man lamang isang oras; nais din ni Amaury na siya muna ang unang makamalas sa mapanghalinang kagandahan ng̃ kanyang irog, at nais pa rin ni Amaury na silang dalawa'y magkausap ng̃ sarilinan lamang, na walang iba pang makaririnig at sa ganito'y wala ni isa mang makabubulahaw sa kanila at masasarili nila ang lubos na pagbubukas ng̃ kanikanilang dibdib...

Tapos na ng̃ pagbibihis si Magdalena nang magbalik si Amaury. Walang tanging kulang kundi ang ikabit na lamang sa kanyang ulo ang isang korona ng̃ mapuputing bulaklak ng̃ kamelia na noo'y nakahanda na at nakalagay sa ibabaw ng̃ mesa; ng̃uni't gayon ma'y dumaraing pa rin si Magdalena at pinipintasan ang kanyang bihis: hindi pa raw siya nasisiyahan sa kanyang gayak.

Ang pamumutla ni Magdalena ay nakabalisa kay Amaury.

Hindi napasalubung̃an ang binata ng̃ isang ng̃iting magiliw, na gaya ng̃ sa tuwituwi na'y ipinangbabati ni Magdalena sa kanyang irog; at naghimutok pa nang makita na si Amaury ay lumalapit, at saka nagpahayag ng̃ ganito:

—Di sasalang sa gabing ito'y lalabas akong napakapang̃it sa iyo, ¿ano ha? May mg̃a araw na kung bakit hindi ako matumpak sa aking mg̃a gawain, at sa mg̃a araw na iyan ay isa na ang araw na ito. Ang aking pusód ay hindi mainam at katawatawá at masama ang

pagkakayari ñg damit ko; anupa't ang ayos at anyo ko ñgayo'y walang pinagibhan sa isang "panakot ñg upo," ¿hindi ba?

Ang modistang katukatulong ni Magdalena sa pagbibihis ay nagpahayag ñg kanyang pagtutol sa gayong mña sinabi ñg dalaga.

—¿Diyata't panakot ka ñg upo?—ang pabulalas na naisagot ni Amaury sa gitna ñg pagtataka.—Huwag ka ñgang magsalita ñg ganyan, Magdalena. Tiyak na sinasabi ko't mapapatunayan kahi't kanino na ang pusód mong iyan ay bagay na bagay sa iyo, at ang iyong bestido ay pagkagandaganda at ikaw ñgayo'y totoong kaakitakit na katulad na ñg isang anghel...

—¡Ah! kung gayon ay hindi kasalanan ñg peinadora ni ñg modista ang ipinagkaganito ko kundi gawa rin ñg aking sarili: akongako lamang ang may kasalanan, samakatwid... ¡Oh, dakilang Dios ñg kabutihan! ¿Ano ba ang nangyayari sa iyo, Amaury, at ikaw ay nagkikimkim ñg isang pagibig sa akin at halos ay nahahaling ka pa? ¡Hindi ka pala marunong pumili ñg babae!...

Lumapit si Amaury at nagtangkang hagkan sa kamay si Magdalena, ñguni't ito'y nagkunwang nakahalata sa kilos ñg kanyang kasi, gayong siya'y nasa harap ñg isang malaking salamin. Itinuro sa modista ang isang kulubot ñg kanyang korpinyo na bahagya na lamang mapansin at saka nagwika:

—Kailañgang alisin mo iyan agad, sapagka't kung hindi'y huhubarin ko ito ñgayon din at ako'y magsusuot na lamang ñg kahi't na anong masunggaban ko...

—Huwag po kayong magalit, binibining Magdalena, iyan po'y madaling ayusin; kailañgan ñga pong alisin iyan...

—Naririnig mo na, Amaury—ang baling ni Magdalena sa binata,—samakatwid ay nararapat na kami'y bayaan mo muna ritong walang ibang kasama. Ayokong ako'y pagtawanan ñg lahat.

—¿Minamarapat mo baga, Magdalena, na iwan muna

kita riyan? Kung gayo'y hindi mababali ang gusto mo. Susundin kita ngayon din; ayokong ako'y maparatangan na nagkukulang pitagan sa babaing pinakamaganda...

At ang binata ay lumipat sa silid na katabi ng silid na bibihisán ng dalaga. Isang biro man sakali ang gayong sinabi ni Magdalena, ang totoo ay hindi man lamang niya pinigil ang gayong walang katutultutol na pagalis ni Amaury.

Sa dahilang hindi naman siya magtatagal sa gayong paghihintay, ay kinuha niya ang isang rebistang nasa ibabaw ng mesa, at yao'y binuklat upang magparaan ng mga sandali ng paglilibang at nang di abutin ng pagkainip. Samantalang binubuklatbuklat niya ang mga limbag na dahon ng rebista, ay lumilipad ang kanyang pagiisip sa katabing silid ng kinalalagyan niya. At sapagka't walang nakapapagitan sa dalawang silid na ito kundi ang pinto lamang, ay kung kaya't maliwanag na naririnig ang mga ipinahahayag ni Magdalena, na pawang pagkagalit sa peinadora at sa modista, dahil sa di matamà sa kanyang kalooban ang pusód at bihis na ginawa sa kanya. Naririnig pa rin ni Amaury ang paminsanminsang pagpadyak ni Magdalena sa tapat ng salaming pinagbibihisan.

Walang anuano'y nabuksan ang pinto ng silid na kinaduroonan ni Amaury, at makasandali pa'y sumipot si Antonia.

Sa pagsunod ni Antonia sa mungkahi ng kanyang pinsan, ay walang isinuot nang gabing yaon kundi isang bestidong kulay rosas, na walang palamuti ni bulaklak at di man lamang kinasasabitan ng kahi't isang hiyas na may maliit na halagá.

—¡Aba, nariryan pala kayo!—ang sa gitna ng pagtataka ay nasabi ni Antonia pagkakita sa binata.—Hindi ko akalaing kayo'y makikita ko rito.

At umakmang lalabas agad, nguni't pinigil ni Amaury sa pamamagitan ng ganitong magalang na salita:

—Huwag po kayong umalis; bayaan man lamang

ninyong kayo'y mabati ko ñgayong gabi dahil sa inyong ayos at anyong lubhang nakahahalina...

—¡Sist!...—ang pasaway na isinagot ni Antonia.—Huwag po kayong magsalita ñg ganyan...

—¿Sino ang kausap mo, Amaury?—ang malakas na itinanong ni Magdalena kasabay ñg biglang paglabas sa kanyang silid na bibihisan, na nakasuot ñg isang malapad na "chal". Isang irap ang kapagdaka'y inihagis kay Antonia na noon di'y umanyong lalabas.

—Nakikita mo na, Magdalena, na ang kausap ko ay si Antonia; siya'y hinahandugan ko lamang ñg maligayang bati dahil sa kainaman ñg damit na suot niya ñgayon.

—¡Siyañga!... At di sasalang ang pagbati mo sa kanya ay taos sa iyong puso, gaya rin ñg pagbating kanikanina lamang ay ginawa mo sa akin, ¿ano ha?... Ang mabuti pa, Antonia, ay tuluñgan mo akong magbihis kaysa makinig ñg kanyang labis na pagpuri na masasabing panunuyâ at pagsisinuñgaling pa...

—Nguni't kapapasok ko lamang naman dito, ¡ah!... Kung nalaman ko lamang agad na ako pala'y kinakailañgan mo, sana'y naparito na ako kanina pa.

—Huwag ka nang maraming sinasabi, Antonia. ¿Sino ba ang gumawa ñg bestido mong iyan?

—At sino pa ang gagawa kundi ako rin. Alam mo nang pinagkaugalian ko na ang ako na rin ang tumahi ñg aking sariling damit...

—Ang totoo'y napakainam mong gumawa; kailan ma'y hindi ka maitatabas ñg isang modista ñg damit na gaya ñg suot mo ñgayon—ang tugon ni Magdalena.

—¡Ikaw lamang eh!... Sinabi ko na sa iyong ako ang gagawa ñg damit mo, ay ayaw ka...

—¿At sino ang tumulong at nagayos sa iyong pagbibihis?

—Ako ring magisa.

—¿At sino ang nagpusód sa iyo?

—Ako. ¿Hindi mo ba nakikita at ang pusod ko'y siya kong dating pusód?

—Siyanğa—ani Magdalena—talagang ang kagandahan mo ay hindi nanğanğailanğan pa nğ palamuti upang makapagpaningning sa iyong lalo.

—Pakinggan mo ako, Magdalena—ang isinagot ni Antonia at lumapit sa kanyang pinsan at pabulong na ipinahayag ang mğa salitang ito upang hindi marinig nğ binata:—Kung dahil sa ano pa mang sanhi'y hindi mo minamabuti o minamarapat ang ako'y makadalo sa sayawan, ay ipagtapat mo sa akin at nang makapagbalik na ako sa aking silid.

—¿At sa anong matwid at kadahilanan ipagbabawal ko sa iyong ikaw ay lumasap at magtamasa nğ kasayahan mamayang gabi?—ang malakas na isinagot ni Magdalena.

—Ipinagtatapat ko sa iyo na ang kasayahang binabanggit mo ay hindi nakasisiya sa akin—ang pakli ni Antonia.

—¡Ah, ganoon ba!... Ang buong akala ko—ang parang nakatutuyang isinagot ni Magdalena,—ang lahat nğ bagay na ikinatutuwa ko ay ikinatutuwa rin naman nğ aking kaibigan at pinsang si Antonia.

—¿At bakit, inaakala mo ba, Magdelena, na upang ako'y makibahagi sa iyong kaligayahan ay kinakailanğan ko pa ang makarinig nğ masayang tugtugin, ang makakita nğ maningning na ilaw at makapanood nğ masiglang sayawan? Hindi na, hindi ko na nğa kailanğan, Magdalena. Isinusumpa ko sa iyo, upang pzniwalaan mo lamang, na sa laot nğ aking pagiisa sa loob nğ aking silid ay dumadalanğin ako sa Maykapal at inihihingi ko nğ awa ang iyong kapalaran na ikaw ay lumuwalhati... Bukod dito'y sadyang may kabigatan ang katawan ko nğayon, kaya't hindi ko nais ang makadalo pa sa salon.

—¿Diyata't may karamdaman ka, wika mo, ikaw, Antonia, na sa mğa mata'y pinanunuğawan nğ isang ka-

siglahang walang makakatulad yata?... Kung totoo ang sinasabi mo, ¿ay ano ang mawiwika sa aking sarili, kung gayon, sa ganitong kalagayan ko? ¿Ano nğa ang masasabi sa akin sa ganitong pamamarak nğ aking mukha at sa ganitong panghihina nğ aking katawan na nakikilala sa mğa mata ko?

—Binibini—ang magalang na wika nğ modista,—maayos na po ang inyong bestido.

—¿Ibig mo bang ikaw ay tulunğan ko?—ang puspos nğ kababaan at pagkakiming itinanong ni Antonia sa kanyang pinsan.—¿Ano ba ang kailanğang gawin natin? Sabihin mo. Magdalena...

—Ikaw ang masusunod. Gawin mo kung ano ang iyong minamabuti—ang isinagot ni Magdalena.—Inaakala kong ako'y hindi gasino upang magutos sa iyo nğ anoman. Maaaring samahan mo ako kung siya mong ibig; maaari namang maiwan ka riyan kay Amaury kung ang ganito'y siya mong minamagaling na lalo...

At pagkasabi nito'y nilisan ang silid na kinaduroonan ni Amaury at ni Antonia at maliksing pumasok sa kanyang kuwartong bibihisan.

—Naririto akó at kasunod mo rin—ang kapagkuwa'y sinabi ni Antonia nang silang dalawa nğ kanyang pinsan ay kapwa nasa silid na ni Magdalena, at pagkatapos na maisara ang pinto.

—¿Ano kaya ang nangyayari nğayon kay Magdalena? —ang napalakas na tanong nğ binata sa kanyang sarili sa harap nğ di mapagsiyang mğa nababagong kilos at ayos na kakikita pa lamang sa kanyang giliw.

—¡Ah, sapagka't siya'y may dinaramdam at nagtitiis nğayon nğ hirap!—ang tugon nğ isang tinig na nagbuhat sa dakong likod ni Amaury.—Ang iba't ibang damdamin ay siyang pinagbubuhatan nğ lagnat na lumitaw nğayon sa kanyang katawan, at ang lagnat na ito ang siyang nakapagpapahibang sa kanya.

—¡Kayo po pala!—ang sa gitna nğ pagtataka ay nawika nğ binata nang malinğunan ang Doktor na buong

buong nakarinig sa napagusapan at nakaalam sa tanang nangyari, palibhasa'y nanunubok sa likuran ng̃ pinto ng̃ silid na yaon.—Hindi po naman kay Magdalena ko itinatanong ang narinig ninyo kundi sa akin ding sarili; at sa namalas ko kay Magdalena ay hindi naman para bagang siya'y pinipintasan ko, kundi sapagka't ako po'y nagaalalang baka ang sanhi ng̃ kanyang pagkagalit ay nagbuhat sa akin.

—Itahimik mo ang iyong loob, Amaury—ang mahinahong sagot ng̃ Doktor;—maging ikaw at maging si Antonia ay hindi siyang dahil ng̃ ipinagkagayon ni Magdalena. At kung sakali ma't mayroon kang pagkukulang na nagawa sa kanya na dapat isisi sa iyo, ang pagkukulang na iyan ay walang iba kundi ang labis na pagmamahal mo sa kanya.

—¡Napakabuti po ninyo, ama ko! ¡Anong inam ninyong magbigay-katahimikan sa kaloobang nababalisa!...

—Ng̃ayon ay nais kong ipamanhik sa iyo, Amaury, na pagsikapan mo lamang na huwag magsayaw na mabuti si Magdalena sapagka't makasasama sa kanya; ang maigi'y huwag mo siyang lalayuan, saglit man, upang malibang at malayo sa pagsasayaw. ¿Ipinang̃ang̃ako mo ba sa akin, Amaury, na pahahalagahan mo ang pakiusap kong ito?

—Ipinang̃ang̃ako ko po, ama ko...

Siya namang pagaling̃awng̃aw ng̃ malakas na tinig ní Magdalena, na nagagalit sa kanyang modista, at pasigaw na nagwika:

—¡Naku, Mahal na Birhen!... Napakatulalâ mo naman ng̃ayon. Hala, iwan mo na ako. Bayaan na lamang si Antonia ang magayos sa akin at nang tayo'y magkatapós na...

Datapwa't ilang saglit lamang ang nakaraan at muling sumigaw si Magdalena:

—¿Ano ba naman ang ginagawa mo sa akin, Antonia?

At kasunod ng̃ tanong na ito'y narinig ang isang ing̃ay na nilikha ng̃ isang tila pinupunit na damit.

—Huwag ka sanang ganyang parang mahuhuli—ang nakatawang sabi ni Antonia;—iya'y walang anuman... Iya'y isang alpiler lamang na napasaladsad sa iyong bestidong raso. Huwag kang mabugnot, sapagka't sa gabing ito'y ikaw ang tatanghaling Reina ng̃ Sayawan...

—¿Reina ng̃ Sayawan ba, ang sabi mo?—ang ulit ni Magdalena.—¡Napakasarap, pinsan, ang iyong biro!... Maaaring maging reyna ng̃ sayawan yaong binabagayan ng̃ lahat ng̃ damit at gayak yaóng kahi't ano ang isuot at gawin sa katawan ay gumaganda at lalong nagiging kaakitakit; ng̃uni't hindi ang isang gaya kong napakahirap bihisan at ayusin, upang gumanda lamang...

—Kung anuano ang pinagsasabi nito—ang nakatawa pa ring isinagot ni Antonia.

—Siyang totoo. Ang isang tao na sa loob ng̃ madaling panaho'y magtatawa lamang sa akin sa gitna ng̃ salon at ako'y tutuyatuyain sa pamamagitan ng̃ kanyang malabis na pagpuri, ay maipalalagay kong walang kaloobang marang̃al, dahil sa ginawa niyang pagusig sa akin hanggang sa loob ng̃ aking silid na bibihisan, upang ng̃ayon pa'y umawit na sa harap ko, ng̃ isang kantahin ng̃ pagwawagi...

—¡Aba, si Magdalena!... ¿Bakit ka nagsalita ng̃ ganyan? ¿Pinaaalis mo ba ako?—ang nang̃ing̃ig ang boses na isinagot ni Antonia, kasabay ang pagkalaglag ng̃ luha.

Hindi minarapat ni Magdalena na siya'y sumagot ng̃ anuman. Sa ganito'y napilitan si Antonia, na lumabas noon din sa silid at napapahagulgol ng̃ pagiyak.

Siya'y sinalubong at hinadlang̃an ni Dr. Abrigny. Si Amaury nama'y parang napatda sa pagkakaupo sa harap ng̃ gayong hindi maubos isiping pangyayari.

—¡Halika, anák ko; halika!—ang magiliw na wika ng̃ Doktor upang malibang at mapayapa ang kalooban ng̃ dalagang nagdaramdam.—¡Antonia, halika ng̃a!—ang marahang sabi pa ng̃ manggagamot.

—¡Ay, ama ko! ¡Napakasawi ng̃ aking palad!—ang

pahimutok at sinundan nḡ pananḡis na nasabi ni Antonia.

—Huwag kang magpalagay nḡ ganyan—ang pasawatang sambot nḡ Doktor;—ang marapat mong sabihin ay ginamitan ka nḡ pagmamalupit at pagmamalabis ni Magdalena, nḡuni't gayon ma'y nararapat mo rin siyang patawarin, sapagka't hindi siya kundi ang kanyang lagnat ang nananaig nḡayon sa kanyang katawan at nagpapasalita sa kanyang bibig. Lagnat nḡa ang lumilikha sa mḡa sandaling ito nḡ di ninyo pagkakawatasan... Kaya't hindi galit at pagdusta ang marapat itumbas sa kanya kundi ang pagkahabag, ang matapat na pagdamay... Subali't inaasahan kong humusay lamang ang katawan niya ay manunumbalik ang kanyang malinaw na pagiisip at payapang kalooban, at sa ganito'y mapagkikilala niya ang pagkukulang na kanyang nagawa sa iyo, at sa wakas ay walang pagsalang magsisisi at hihinḡi sa iyo nḡ tawad.

Naulinigan ni Magdalena ang marahang salitaang ito, at dahil sa akalang ang naguusap ay si Antonia at si Amaury, ay biglangbiglang binuksan ang pinto nḡ kanyang silid, at sa hawig makapangyarihan ay nagwika:

—¡Amaury!...

Dahil sa pagkagulat nḡ binata ay biglang napatindig. Saka pa lamang napagsiya ni Magdalena na hindi si Amaury ang kausap nḡ kanyang pinsan kundi si Dr. Abrigny. Si Antonia, nang mḡa sandaling yaon, ay nasa dakong labas nḡ tanggapan at malayo sa silid na kinaduroonan nḡ binata.

Namula nḡ bahagya si Magdalena nang makitang siya'y namali sa kanyang sapantaha; samantala nama'y nilapitan siya ni Amaury, hinawakan sa kamay at sa bisa nḡ magiliw na panḡunḡusap ay muli siyang pinapagbalik sa kuwartong bibihisan. At nang ang dalawang magkakasi'y nasa silid na, ay hindi napigil na di sabihin nḡ binata sa dalaga ang mḡa salitang itong naghihiwatig nḡ pagkabalisa, at pagkahapis, at pagdaramdam din naman:

—¡Magdalena!... Magdalena kong pinagkamamahal... ¿Ano ba ang nangyayari sa iyo? ¿May dinaramdam ka ba? ¿Nagagalit ka ba sa akin? ¿Sino ang kinayayamutan mo? ¿Ano't nagkakaganyan ka ngayon? ¡Ibangiba ang tingin ko sa iyo sa gabing ito!... ¡Ibangiba nga!...

Napalugmok si Magdalena sa isang likmuan at humagulgol ng panangis.

—¡Siyanga!... ¡Siyanga!—anyang pahikbihikbi.—Napakasama ko; ¿di ba napakasama ko?... Alam ko na ang lahat, kayong lahat, ay nagpapalagay sa akin ng ganito, nguni't ayaw lamang ipagtapat sa akin ng kani't sino man sa inyo.—¡Totoo nga!... ¡Napakasama ko! Hinamak ko't sinugatan ang damdamin ng aking pinsan, ng kaawaawa kong pinsang si Antonia. Nalalamang kong ako'y walang ginagawa kundi ang magdulot ng sakit ng loob at pagkahapis doon sa mga taong nagmamahal sa akin ng labis.. ¡Ah!... Sapagka't sino man sa inyo'y hindi nakababatid na ako'y nagtataglay ng pakiramdam na ang lahat ay galit na sa akin; sa palagay ko ba'y nagkakatiyaptiyap na ang lahat upang ako'y kayamutan, kagalitan, kasuklaman, kainisan; subali't ang totoo'y ako ang nayayamot, ako ang nabubugnot sa lahát... Walang bagay na hindi lumilikha sa puso ko ng pagkainis at pagkabuwisit, at kahi't na napakaliít na dahilan ay kung bakit nakasusugat at nakapagbibigay-ligalig sa aking kaluluwa, kahi't na yaong mga bagay na datidati'y malimit magdulot sa akin ng aliw at kasyahang loob... Nakahihinawa na sa mga mata ko ang mga kasangkapan dito sa bahay; minamabigat ko ang hangin na aking nasasanghap; hindi ko minamabuti ang mga salitang iniuukol sa akin; anupa't ang lahat, lahatlahat na ng bagay ay nagiging kalabisan na yata sa buhay ko... Nguni't hindi ko naman malaman kung sino at alin ang dapat kong bigyang sisi sa ganitong pagiinit na palagi ng aking ulo; hindi ko matanto kung ano't dahil sa malaking paghihinang nararamdaman ko sa aking katawan, ay minamabigat ko nga ang lahat ng bagay: pati ng liwanag, ng dilim at anino ng katahimi-

kan, o nḡ kaingayan kaya... Hindi ko nḡa malaman kung bakit... Pagkatapos na ako'y salagimsiman nḡ isang maitim at masaklap na pagkalumbay, ay susunod namang maghahari sa akin ang isang pagkagalit na walang sanhi at isang pagkayamot na walang matwid. ¡Ay!... Nagaalala tuloy akong baka masira na ang aking pagiisip. Kung sa bagay ay mabuti pa nḡang lalo ang ako'y masiraan nḡ bait, ang maulol, sa maliwanag na sabi, kaysa manatiling ganito na tuwi na'y maysakit at pinagsusunḡitan nḡ palad... Subali't sa gitna nḡ kaligayahan nating nilalasap... Amaury, magsabi ka; ¿di ba tayong dalawa ay kapwa maligaya?... ¡Ay, Dios ko!... Alangalang sa Dios, Amaury, ay sabihin mo sana sa akin nḡayon na tayo nḡa ay maligaya...

—Oo, Magdalena—ang napasunód na pakli nḡ binata.—Tayo nḡa ay maligaya, buhay ko... At siya namang dapat mangyari. ¿At bakit hindi magkakaganito? ¿Di ba't tayong dalawa ay nagiibigan? ¿di ba't nagmamahalan tayong dalawa?... Isang buwan na lamang at lubos nang pagtitibayin ang pagkakabigkis nḡ ating mḡa puso, upang sa habang panahon, sa habang buhay natin ay huwag na tayong magkalayo at huwag nang magkahiwalay, at nang makalasap at makapanagano ang ating kalulwa sa walang kahambing na kaluwalhatian...

—¡Oh, salamat!... ¡Salamat sa ganyang mḡa pagtatapat mo, Amaury!... ¡Salamat!... Labis kong alam na ako'y pinatatawad mo; nḡuni't... ¿si Antonia, ang kaawaawang pinsan ko, na aking napaglupitan at nagawan nḡ di mabuti? ¿Pinatatawad din kaya niya ako?

—Pinatatawad ka rin niya, Magdalena; paniwalaan mo ang sinasabi ko. Huwag mong ikalungkot ang nangyari, sapagka't tayong lahat ay dinaraanan nḡ mḡa sandali nḡ pagkabugnot at pagkahapis... Parito po kayo, minamahal kong Tutor—ang dugtong pa ni Amaury,—parito kayo at sabihin ninyo sa kanya, sabihin natin kay Magdalena, na ang nangyari kanina ay hindi natin ikinagagalit, sapagka't alam natin na ang gayo'y hindi

bunga ng kasamaang budhi, palibhasa'y labis nating nakikilala ang kabutihan ng kanyang puso... Sabihin natin kay Magdalena na ang anumang pagkabugnot niya ay hindi natin ikinagagalit at hindi rin natin ikinamamangha ang kahi't munting pagngingitngit na nangyayari sa kanyang kalooban...

Bago sumagot si Dr. Abrigny sa mga ipinahayag na ito ni Amaury, ay lumapit muna sa kanyang anák, pinagmasdan itong matagal, at hinawakan ang pulso. Sa anyo ng mukha ng Doktor ay mapaghuhulong siya'y nagisip ng ilang sandali, bago nagsalita ng ganito:

—Anák ko—anya kay Magdalena,—ikaw ay pakikiusapan ko ng isang bagay na totoong mahalaga, kaya't kailangang ipangako mo sa akin na hindi ka tatanggi munti man...

—¡Dios ko!—ang sagot ni Magdalena.—Pinapanglalamig po ninyo, Tatay, ang buong katawan ko.

Si Amaury ay namutla ng kaunti, sapagka't sa himig ng pagsasalita ng mediko ay hinulaan niyang may malaking bagay na hihingin ang amá sa anák...

—Sabihin po ninyo, amá ko, ¿ano ang inyong hihingin sa akin? ¿ano ang nais ninyong gawin ko?—ang nanginginig ang boses na itinugon ni Magdalena.—¿Mabigat po ba sa dati ang aking sakit ngayon?

—¡Anák ko!—ang isinagot ng Doktor na nagpipilit na huwag sagutin ang huling tanong ni Magdalena—¡Hindi ako makapangahas na hingin sa iyong huwag kang dumaló sa sayawan, bagama't ang ganito'y makabubuting lalo sa iyo, sapagka't mawiwika mong hinihingan kita ng isang bagay na higit sa maaaring ibigay mo... Datapwa't ipinakikiusap ko sa iyo na huwag ka lamang gaanong magsasayaw, lalunglalo na ng bals... hindi sapagka't ikaw ay may sakít kundi sapagka't nakikita kong ikaw ay totoong nerbiosa ngayon at tangi sa rito'y lubos na naliligalig ang kalooban mo; anupa't hindi nga kita mapahihintulutang lumahok sa isang pagsasayá na mangyayaring matapos sa ikapipinsala rin ng iyong sarili. ¿Ano, Mag-

dalena, ipinañgañgako mo ba sa akin? Hala sumagot ka sana, anák ko...

—Napakabigat po naman, Tatay, ang bagay na ipinadadala ninyo sa akin—ang isinagot ni Magdalena na kinahalataan nğ di kasiyahang loob.

—Bayaan mo't ako'y hindi magsasayaw—ang marahan at pabulong halos na sinabi nğ binata sa dalaga.

Sa harap nğ ganitong pañgako ni Amaury, si Magdalena'y nakangiting sumagot:

—Kung gayo'y masusunod po ang inyong nais, amá ko. Kayong lahat ay pinagkakautañgan ko nğ kagandahang loob at dahil dito'y ibig kong ipakilala na hindi sa tuwituwi na ay nagiimbot ako para sa aking sariling kabutihan lamang at ako'y isang babaing *caprichosa*. Tatay, ako po'y hindi magsasayaw; asahan ninyo. At sa iyo naman, Amaury, ay ganito ang sinasabi ko. Sapagka't kailañgang tumupad ka sa tungkuling hinihiñgi nğ isang pagtitipong tulad nğ idaraos natin sa gabing ito ay pinahihintulutan kitang ikaw ay sumayaw kailan ma't iyong iibigin, ñguni't sa ilalim nğ pañgako na huwag lamang magiging malimit na totoo ang iyong pagsasayaw at maminsanminsan nama'y lalapitan mo ako...

—Salamat, Magdalena; maraming salamat, anák ko —ang natutuwang sagot ni Dr. Abrigny.

—¡Sadyang ikaw ay kaibigibig, Magdalena!—ang sa di maulatang pagkalugod ay nasabi naman ni Amaury. —Magdalena, pinipintuho kita nğ buong kaluluwa!—ang marahang wika pa nğ binata.

Nang mğa sandaling yao'y siyang pagpasok nğ isang utusan at ibinalita sa mğa naguusapusap, na nagdaratiñgan na ang mğa panauhin. Samakatwid ay kailañgan na silang magsipanaog sa salon. Ñguni't sinabi ni Magdalena na bago sila magtuloy sa salon ay nais niya munang hanapin si Antonia upang sabaysabay na silang makatanggap sa mğa tao. Datapwa't pagkasabingpagkasabi ni Magdalena nğ hañgad niyang ito'y sa sisipot si Antonia sa pinto nğ silid na kinaduroonan nğ tatlo. Sa

mĝa mata ni Antonia ay nababakas ang luhang hindi pa natatagalan; dumaloy sa pisnĝi, nĝuni't sa kanyang mukha ay sumusunĝaw na ang nĝiti nĝ katuwaan at paglimot sa mĝa nangyari.

—¡Kapatid ko!—ang napabulalas na sabi ni Magdalena pagkakita kay Antonia, at ito'y sinalubong nĝ yakap.

Padaluhong na niyakap din ni Antonia ang kanyang pinsan at ito'y pinupog pa nĝ halik.

Pagkatapos nĝ gayong pagkakahinĝahan nĝ dalawang magpinsan ay magkahawak sa kamay na sila'y nasok sa salon na pagdarausan nĝ malaking sayawan.

Si Magdalena ay namumutla pa rin at kinahahalataan nĝ pagkakasakit, at si Antonia ay gaya nĝ dating masayá at may magandang kulay.

## XI

SA mg̃a unang sandali ang lahat ay maluwalhati at kalugudlugod.

Bagama't namumutla pa ng̃ kaunti si Magdalena at dnmaramdam ng̃ panghihina, ang kanyang makapangyarihang dilag at mg̃a katang̃iang ikinapapatang̃i niya sa karamihan, ay siyang nagbibigay matwid upang siya'y kilalanin at ituring na Reyna ng̃ Kasayahan. Tang̃ing si Antonia lamang ang dahil sa kanyang kagandahang ikinapapatang̃i rin naman at sa kanyang masayang kalooban at matamis na ugali, ang maaaring mag-angkin ng̃ karapatan upang makibahagi sa karang̃alang nagbibigay-ningning kay Magdalena sa pagka Reina ng̃ Kasayahan.

Ang mg̃a unang tugtog ng̃ orkesta ay lumikha sa puso ni Magdalena ng̃ isang di pangkaraniwang damdamin: nanumbalik ang kanyang kulay, nabuhay na panibago ang ng̃iti sa kanyang pisng̃i at ang lakas na waring ganap na nagtanan sa kanya kanikanina lamang ay muling nagbalik at nagbigay-sigla sa kanyang katawan.

May isa pang bagay na nakapupuspos ng̃ luwalhati sa kaluluwa ni Magdalena. Sa lahat ng̃ pili at mahal na taong dumarating ay ipinakikilala ni Dr. Abrigny si Amaury na siyang magiging manugang nito; at ang lahat, sa palagay ni Magdalena, sa pamamagitan ng̃ sulyap at ting̃ing ipinupukol sa kanya at kay Amaury, ay waring nagsasabing bagay na bagay silang dalawa, at mapalad si Amaury sapagka't magiging kaisang dibdib ni Magda-

lena at mapalad si Magdalena sapagka't magiging kaisang puso ni Amaury.

Tinupad ni Amaury nang walang labis at walang kulang ang kanyang pangako kay Magdalena. Siya'y nakipagsayaw nang makalawa o makaitlo lamang sa ilang piling babae na sadyang inanyayahan niyang sumayaw upang di siya mapagsabihang hindi marunong makilahok sa gayong pagtitipon; ñguni't kapagkarakang natatapos ang tugtog at maging malaya na si Amaury ay muli siyang lalapit sa piling ni Magdalena. Ito nama'y buong pagtatapat na magsasabing siya'y lubos na nagagalak.

Si Antonia ay maminsanminsan ding lumalapit sa kanyang pinsan, kagaya ñg isang matapat na lingkod sa harap ñg kanyang reyna, at nagbibigay-pitagan sa itinuturing na pañginoon at itinatanong kung ano ang damdam sa katawan; pagkatapos ay napaguusapan ñg dalawa at nagiging sanhi tuloy ñg kanilang pagkakatuwa ang ilang bagay at pangyayaring katawatawa na kanilang namamalas at nasasaksihan sa mñga sandaling yaon.

Sa muling paglalayo ñg magpinsan ay pasamong ipinahayag ni Amaury sa kanyang giliw ang sumusunod:

—Magdalena, yamang may isang kalooban kang dakila at ugaling napakabuti, ¿ay hindi mo ba inaakalang nararapat akong makipagsayaw sa iyong pinsan upang ang pagbibigay lunas sa sugat ñg kanyang puso, ay maging lubos na lubos?

—¡Aba, mangyari pa!—ang pabulalas na isinagot ni Magdalena.—Nalimutan ko ñga palang sabihin sa iyo ang bagay na iyan. Marapat ka ñgang makipagsayaw sa kanya at nang hindi siya maghinanakit sa iyo...

—¿At bakit? ¿Ano't maghihinanakit siya sa akin?

—Gayon ñga... At isasaloob pa niya na pinagbabawalan kitang makipagsayaw sa kanya.

—¡Laking kamusmusan, Magdalena, niyang sinasabi mo!—ang nakatawang sambot ñg binata.

—May katwiran ka marahil sa pagpapalagay ñg gan-

yan—ang tugon ni Magdalena na nagpipilit na mañgiti; —mangyayaring isang maling pagpapalagay lamang ang sinasabi ko, ñguni't kung pagtutuusin, sapagka't isang pagpapalagay na hindi naman masasabing di mangyayari, ay sadyang napakainam ang naisipan mo na siya'y anyayahang sumayaw. Pumaroon ka na agad; lapitan mo na siya ñgayon din at baka ka pa maunahan ng iba. ¿Di mo ba nakikita't siya'y naliligid ng di mabilang na kandidato?

Palibhasa'y hindi nahalata at di naman akalain ni Amaury na ang sinabing ito ni Magdalena'y isang pabalat-buñga lamang, ay kaya't lumapit agad kay Antonia, sa pananalig na ang gagawin niya ay hindi labag sa maramdaming kalooban ng kanyang kasi.

Pagkaraan ng ilang sandali at pagkatapos na makausap ni Amaury si Antonia, ay nagbalik ang binata sa piling ni Magdalena. Saglit ma'y hindi iniwawalay ni Magdalena kay Amaury ang kanyang tiñgin, at pinagmamasdang mabuti ang mga kilos ng binata samantalang nakikipagusap sa kanyang pinsan.

Nang nasa tabi na naman si Amaury ng kanyang irog, ay tinanong siya nito, na masaya rin ang mukha, ng ganito:

—¿Kailan mo siya makakasayaw?

—Ñgayon ko napagkilala—ang nakatawang sagot ni Amaury,—na kung itinuturing ka mang Reyna ng Kasayahan sa gabing ito, si Antonia ay siya namang dapat ituring na Unang Prinsesa, at ganito ang palagay ko sapagka't nang ipakita niya sa akin ang kanyang karnet ay punungpuno na ng mga pañgalan kaya't nawika kong nahulí na pala ako ng dating at sa ganito'y isinaloob kong hindi na ako maaaring makipagsayaw sa kanya:..

—¿Ang ibig mo bang sabihi'y wala nang paraan o daang magagamit upang makasayaw mo si Antonia?—ang puspos ng pananabik na sambot ni Magdalena.

—Oo, ñguni't alangalang sa pakiusap ko sa kanya na ginamit ko ang iyong pañgalan, at sa bisa ng isang ta-

nĝing kagandahang loob ay ipinanĝakong kakatkatin ang panĝalan nĝ isa sa mĝa humahanĝa sa kanya—na ayon sa pagkaalam ko'y ang sa kaibigan ko pa namang si Felipe Aubray—kaya't panĝalan ko ang siyang nakalagay nĝayon sa tapat nĝ ika V bilang nĝ kanyang karnet.

—¡Ang ikalima!—ang napalakas na ulit ni Magdalena. At pagkatapos na makapagisipisip, ay tumanong:—¿Di kung gayo'y sa bals mo siya makakasayaw?

—Marahil nĝa—ang parang wala sa loob na isinagot ni Amaury.

Magbuhat nĝ sandaling yaon ay waring may pinagkakaabalahan ang pagiisip ni Magdalena, kaya't hindi na nasagot ang mĝa tanong sa kanya ni Amaury. Ang mĝa kilos ni Antonia ay palaging sinusundan nĝ tinĝin ni Magdalena na kasalukuyang pinanunumbalikan nĝ dating sigla sa bisa nĝ kasayahan, nĝ kalugudlugod na inĝay, nĝ nakaaaliw na liwanag at nĝ masayang pagsasayawan, kaya't sa lahat nĝ kanyang nadaraanan ay nagiiwan nĝ mĝa kawiliwiling bakas...

Si Felipe Aubray ay waring nagkikimkim nĝ galit kay Amaury. Noong una'y tinangka niyang huwag dumaló sapagka't ipinalalagay niyang nasugatan ang kanyang karanĝalan; nĝuni't palibhasa'y nais niyang masabi at maipamalita sa kanyang mĝa kaibigan na siya'y kabilang sa mĝa panauhing dumaló sa sayawang idinaos sa tahanan ni Dr. Abrigny, ay kung kaya't nagbago siya nĝ akala, at tulad nĝ iba ay naghandang mabuti sa pakikipagdiwang.

Nang si Felipe'y nasa bahay na nĝ Doktor nang gabing yaon ay sinadyang magpakita nĝ malabis na pagaabalá at pagkagiliw kay Antonia samantalang parang wala sa kanyang loob si Magdalena.

Si Magdalena ay nagsasayaw ding pasaglitsaglit. Pagkatapos nĝ isang sayaw, si Dr. Abrigny ay lumapit sa kanyang anak, at ito'y pinagsabihang:

—Magdalena—anya,—hindi na nababagay sa iyo ang

mamalagi pa rito sa salón nang matagal; makabubuti sa iyo ang ikaw ay magpahingã na, anak ko.

—Ñguni't ako po'y lalong malilibang dito kaysa kung magkukulóng sa aking silid—ang magalang na isinagot ng̃ dalaga.

—Datapwa't... ¡Magdalena!

—Ipinakikiusap ko sa inyo, Tatay, na huwag sanang ipagutos sa akin ang ako'y umalis na rito; kayo'y nagkakamali kung sakali't nagpapalagay na ang pamamalagi ko rito ay nakasasama sa akin. ¡Maanong sa tuwituwina'y ganito na ng̃ ganito ang kaduroonan ko!

Ang totoo, sa harap ng̃ pagsanhi ng̃ sakit na nerbios ni Magdalena, ay lalo siyang nagiging kaakitakit at ang tanang nasa kanyang paligid ay nagsasabing ang ganda niya nang gabing yaon ay lubhang napatatang̃i sa lahat.

Habang nagdaraan ang panahon at lumalapit ang mg̃a sandaling ipagsasayaw ni Antonia at ni Amaury ng̃ bals ay malimit na hagisan ng̃ ting̃in ni Antonia ang kanyang pinsan, ng̃uni't mg̃a ting̃ing naglalarawan ng̃ pagkabalisa at pagaagamagam. Hindi miminsan lamang nangyari na ang mg̃a mata ng̃ dalawang magpinsan ay nagkasalubong at kung nagkakaganito ay tumutung̃o na lamang si Antonia samantalang sa mg̃a mata ni Magdalena ay kumikislap ang apoy ng̃ isang lihim na pagng̃ing̃itng̃it...

Nang matapos na ang pangapat na tugtog ng̃ sayawan, alalaong bagay ang sinusundan ng̃ bals na ipagsasayaw ni Amaury at ni Antonia, ay umupo ito sa tabi ng kanyang pinsan upang masamahan habang hindi tinutugtog ng̃ orkesta ang mg̃a unang nota ng̃ bals na kanyang inilaan kay Amaury.

Si. Dr. Abrigny na hindi nagaalis ng̃ ting̃in sa kanyang anak at nagmamasid sa lahat ng̃ nababagong kilos ni Magdalena, ay hindi na nakapagpigil pa: lumapit sa kanyang anak, hinawakan ng̃ buong giliw ang isang ka-

may nito, at saka may lumbay na ipinahayag ang sumusunod:

—¿May kailañgan ka ba, Magdalena? Ipagtapat mo sa akin, anak ko, ang iyong nais na mangyari. Ang lahat ng̃ kailañgan mo ay susundin ko huwag ka lamang magkaganyang tuwi na'y pinaghaharian sa puso ng̃ isang lihim na pagkahapis...

—¿Totoo po ba ang sinasabi ninyo, Tatay?—ang pabulalas na nawika ni Magdalena, na sa mg̃a mata ay nagliliwanag ang apóy ng̃ katuwaan.—¿Paiirugan ng̃a ba ninyo ang aking hihiñgin?...

—Oo, anak ko, kahi't na maging laban sa aking loob.

—Kung gayon, ay ¿ipinahihintulot ba ninyo na ako'y makipagsayaw ng̃ bals, minsanminsan lamang, kay Amaury?

—Oo, kung yaon lamang ang ibig mo, ay ikaw ang masusunod—ang nakañgiting isinagot ng̃ Doktor.

—¿Naririnig mo ba, Amaury? Tayo'y magsasayaw sa susunod na bals.

—Ng̃uni't dapat mong malaman, Magdalena—ang bagama't natutuwa'y puspos ng̃ pagkabalisang isinagot ni Amaury,—na sa bals na iyan ay isasayaw ko si Antonia.

Si Magdalena ay hindi sumagot ng̃ anuman. Lumiñgon at pinagpakuan ng̃ tiñgin si Antonia, at itinanong dito sa pamamagitan ng̃ tiñgin kung totoo ang kasasabi pa lamang ni Amaury.

Si Antonia ay sumagot naman kapagkaraka ng̃ ganito:

—Ako'y nakararamdam ng̃ayon ng̃ malaking pagkapagod; kung iibigin ni Magdalena na ako'y halinhan na niya sa tandang darating, ay lubos kong pasasalamatan pagka't nais kong makapagpahiñga munang ilang sandali.

Sa mg̃a mata ni Magdalena ay sumuñgaw ang malaking galak.

Narinig na ang mg̃a unang huni ng̃ orkesta na naghuhudyat ng̃ isang malambing na bals. Masiglangmasiglang

nagtindig si Magdalena, at hinila sa kamay si Amaury hanggang sa sila'y mapagitna sa salon.

Nang maparaan ang magkasi sa tabi nğ Doktor, ay narinig ni Amaury ang ganitong tagubilin sa kanya nğ amá ni Magdalena.

—Huwag ka sanang magpapakalabis, Amaury.

—Wala po kayong dapat na alalahanin. Kami po'y magsasayaw nğ mğa ilang ligid lamang.

At pagkasabi nito'y napagitna ang dalawa at sa ilang sandali'y napahalo sa karamihan nğ magkaparehang nagsasayáwan nang mabuti.

Ang isinasayaw noon nğ madla ay isang bals ni Weber: isang tugtuging ang kumpas sa pasimula ay madalan at mahinay, nğuni't habang nanğanğalahati ay nagiging masigla at madalas hanggang sa matapos sa mabilis na pagikit nğ mğa nagsisipagsayaw.

Ginawa ni Amaury ang lahat nğ kanyang magagawa upang maalalayang mabuti si Magdalena; nğuni't pagkaraan nğ mğa ilang ligid ay naramdaman niyang siya'y nanghihina, kaya't minarapat niyang itanong kay Magdalena ang ganito:

—¿Ibig mo bang umupo muna upang tayo'y makapagpahinğa?

—¡Hindi!... ¡Ayoko!—ang isinagot nğ dalaga—Wala kang dapat alalahanin; ako'y may sapat na lakas upang makapagpatuloy nğ pagsasayaw. Kung makikita nğ Tatay na tayo'y maghihinto ay isasaloob na ako'y napapagod na, at sa ganito'y hindi na papayag na ako'y makapagsayaw pang muli.

At lalong hinigpitan ang pagkahawak sa bisig nğ binata at naging maliksing lalo ang pagindak, samantala nama'y lumimit nğ lumimit ang kumpas nğ musika.

Hindi mangyayaring ubus isipin nang gayungayón lamang na magkakaroon nğ isang parehang tulad noon kundi makikita ang pagkakaayos ni Magdalena at ni Amaury sa gitna nğ masayang salón, na sa kaliksihan nğ kanilang pagsasayaw ay parang hindi na sumasayad sa

lupa ang mğa paa, at palibhasa'y pinabiyayaan nğ Kalikasan nğ mğa hiyas at katanğiang nakalulugod at nakahahalina, ay kaya't napapamaang halos ang tanang sa kanila'y nakamamalas. Si Magdalena na pinagyaman nğ Katalagahan nğ isang alindog na pangbihira at tindig na nakaaaliw sa paninğin, ay nakahilig sa bisig nğ kanyang irog, samantalang ito naman, na lumalanğoy ang puso sa di masayod na kaligayahan, ay nakalilimot na sa mğa taong nakakikita sa kanila: hindi na naalala ang kainğayang ibinubunğa nğ sayá nğ sayawan, at ang tamis nğ tugtugin, palibhasa'y buungbuong nabubuhos ang kanyang tinğin sa mğa matá ni Magda lena na mapupunğay at nanğanğako nğ luwalhati. Walang nararamdamán si Amaury sa mğa sandaling yaon kundi ang mğa tibok nğ kanyang puso at ang kay Magdalena, na mandi'y pinapagiisa nğ dibdib nilang nagkakadaop; at dahil sa labis na pagkatuwa at pagkalanğo sa kasayahan, ay nakalimot na nğa ang dalawá sa lahat nğ bagay, pati na sa pagindak nğ tamà sa kumpas... At nalimutan na rin ni Amaury ang mahigpit na bilin sa kanya ni Dr. Abrigny na huwag lamang magpapakalabis sa pagsasayaw upang hindi mapagod si Magdalena; nalimutan na rin ang kanyang matapat na panğakong siya'y susunod sa tagubilin nğ Doktor; anupa't magbuhat nang mğa sandaling yaon ay masasabing wala nang iba pang nakikita at naririnig si Amaury sa mğa nakaliligid sa kanila, kundi ang walang kawanğis na diläg nğ kanyang giliw at kasayawsayáw... Ang buong kaluluwa niya ay nahahaling sa kagandahan ni Magdalena, lalo na't nang magunitang ang malantik na baywang nğ kaibigibig na dalaga ay sapupo nğ kanyang kamay.. Waring hindi na sila tumutuntong sa lupa, mandi'y may pakpak ang kanilang mğa paa, at parang sila'y tinatanğay nğ isang ipoipo dahil sa kasiglahan nğ kanilang pagsasayaw na habang nagtatagal ay nagiging mabilis na lalo; bakit ang isa pa'y paulituli na sinasabi ni Magdalena kay Amaury ang humigit

kumulang sa ganito: "¡Tulinan mo pang lalo, Amaury... Dalasin mo pang lalo!..." At ang binata nama'y walang tutol na sumunod ng sumunod sa parang utos at parang pakiusap na ito ng kanyang mutyang kasayaw..

Sa mga sandaling yao'y hindi na ang maputla at payat na si Magdalena ang humihiling ng lalong maliksing pagsasayaw, kundi isang dalagang mandi'y may malusog na katawan at nagniningning sa kagandahan, at sa mga matá'y kumikislap ang apoy ng buhay, at sa noo ay nakabadhâ ang pagbabagong diwà...

Bagama't ang lalong matatagal sumayaw ay pawang nagsihinto na, ang magkaparehang Magdalena at Amaury ay patuloy pa rin sa mabilis at napakasiglang pagikit... At sa dahilang mandi'y hindi pa rin nangasisiyahan ay parang nagkatiyap na gawing matuling lalo ang kanilang pagsasayaw, kaya't nalubos ang di na pagkaalumana sa anuman, at ganap na nalimutan ang pagiingat sa kanilang sarili at ang tagubilin ng Doktor na huwag silang magpapakalabis... Kapwa binubulag ng pagibig... Kapwa nahihibang sa luwalhati... Sa palagay ni Magdalena at ni Amaury, ang mga ilaw at ang lahat ng taong panauhin, at ang malaki't maaliwalas na salóng pinagsasayawan, ay paraparang nagsisikit na ring katulad at kasabay nilang dalawá...

Di miminsang tila naulinigan ni Amaury ang nahahapis na tinig ng Doktor, na parang inuulit at ipinaalala sa kanya ang mahigpit na biling: "Huwag ka sanang magpapakalabis," at sa mga sandaling yao'y waring nagsasabi pa ng ganito: "Amaury, sukat na... Amaury, labis na... Maghinto na kayong dalawa... ¡Mamamatáy si Magdalena, at ikaw rin ang papatay sa kanya!..."

Datapwa't naririnig din naman niya ang nanginginig na boses ni Magdalena na paulitulit na nagbibilin sa mga sandali ring yaon na: "¡Dalasin mo, Amaury!... Dalasin mong lalo..."

Sa pakiramdam ng magsinggiliw ay wala na sila sa lupa. Damdam nila'y nakarating na sila sa ibang daigdig

at doon sila nananagano ñg kaligayahan sa gitna ñg isang kabuhayang puspos ñg biyaya at luwalhati...

Datapwa't di kaginsaginsa ay naramdaman ni Amaury na ang katawang sapupo ñg kanyang mña kamay ay nagiging mabigat sa dati. Kaya pala'y biglang pinanawan ñg malaytao si Magdalena.

Nawalan ñg loob si Amaury nang makitang nakaluñgayñgay si Magdalena, putlangputla, pikit ang dalawang matá, namamarak ang mukha, buká ang bibig at hindi na halos humihiñga.

Hindi nakapagpigil si Amaury. ¡napasigáw ñg malakas!...

Ang puso ni Magdalena ay hindi tumitibok, at ang pagdaloy ñg dugo sa kanyang mña ugat, ay masasabing hinadlañgan na ñg kamatayan.

Mahabang sandaling ang binata'y napatigagal: isang hakbang ma'y hindi maikilos ang kanyang mña paa; anupa't para siyang ipinako sa pagkakatayo at tila napipi dahil sa laki ñg pagkabaklang naghahari sa kanyang panimdim. Bahagya na lamang namamalayan ang mña nangyayari sa kanyang harap at paligidligid. Mayamaya at nang matauhan na ñg kaunti at mapagunawa ang mña nangyayari, ay kinandon si Magdalena at ito'y dinala sa isang silid na may kalayuan sa salón.

Nagtutumuling sinundan ñg Doktor si Amaury at si Magdalena. Pagdating sa silid ay kumuha ang Doktor ñg isang ilawan at nagpaunang nasok sa silid na tutulugan ñg kanyang anák. Ang dalagang maysakít at nawalan ñg pagkatao ay inilapag ni Amaury sa hihigan. Kapagdaka'y nilapitan ñg amá at ginawa ñg mediko ang lahat ñg kanyang magagawa upang mapanumbalik ang hiningang nagtatangkang tumakas. Unang hinawakan ni Dr. Abrigny ang pulsó ni Magdalena.

Hindi natagala't pinagsaulan ang maysakít. Bagama't ang mediko'y nasa kanyang harap at nakatuñgo, ay si Amaury ang una ring hinanap ñg kanyang matá, pagdilat na pagdilat. Ang binata ay nakaluhod noon

sa dakóng ulunan ni Magdalena kaya't hindi nakita agad ng̃ maysakit.

—¡Amaury!... ¡Amaury! -ang marahang tawag ng̃ dalaga.—¿Ano ang nangyari?... ¿Patáy ba tayo o buháy?... ¿Tayo baga'y nasa Lang̃it na, sa bayan ng̃ mg̃a pang̃arap at kasalamuha na natin ang mg̃a anghel, o naririto pa sa Lupa, sa bayan ng̃ mg̃a hirap?...

Hindi nakuhang pigilin ni Amaury ang isang malalim na buntunghining̃ang kasunod ng̃ isang tinitimping pagtang̃is. At sa pangyayaring ito'y saka pa lamang natanto ni Magdalena kung saán naruroon ang irog na kanyang hinahanap.

—Amaury—ang sabi ng̃ Doktor,—magbalik ka sa salón at ikaw na ang kumatawan sa akin ng̃ pakikiharap sa paguuwian ng̃ ating mg̃a panauhin. Si Antonia at ang mg̃a utusang babae ay siyang magtutulungtulong sa paghuhubad ng̃ damit kay Magdalena, at kung ano man ang kalagayan ng̃ maysakit ay sasabihin ko sa iyong lahat. Kung hindi mo ibig ang mapalayo sa kanya ay magpapahanda ako ng̃ hihigan sa silid na ginagamit mo noong araw na naririto ka pa.

Pagkatapos na mahagkan ni Amaury ang kamay ng̃ kanyang giliw, ay lumabas sa silid. Ang maysakit ay nagpabaon sa binata ng̃ isang ng̃iti at titig na punungpuno ng̃ pagmamahal.

Nang magbalik si Amaury sa salón ay nakaalis na ang lahat ng̃ panauhin. Sa gayo'y iniutos niya sa isang alila na ihanda ang hihigan sa kanyang dating silid, at lumapit sa kuwarto ni Magdalena, ng̃uni't hindi na pumasok at sinikap na lamang na kanyang marinig ang marahang usapan at masilip tuloy ang ginagawa ng̃ mg̃a taong nasa silid ng̃ maydamdam.

Hindi gaanong natagala't dumating si Dr. Abrigny. Hinawakan niya ng̃ mahigpit sa kamay si Amaury at ito'y binalitaan ng̃ sumusunod:

—Mabutibuti na si Magdalena. Sa magdamag na ito ay nararapat ko siyang bantayan. Magpahing̃a ka na,

Amaury, at bukas na tayo muling magusap.

Ang binata nama'y nasok na sa kanyang silid, datapwa't hindi siya nahiga at di tinangka ang matulog. At upang makadalo agad sa unang tawag na kanyang maririnig buhat sa kuwarto ng̃ maysakit, ay sumandig na lamang sa isang silyon na nasa tabi ng̃ apoy na naglalagablab sa painitan. Samantala naman, si Dr. Abrigny ay nasok sa kanyang aklatang sarili at dito'y nagparaan ng̃ ilang sandali sa pamamagitan ng̃ pagbuklatbuklat at pagbabasabasá ng̃ mg̃a akdang sinulat ng̃ mg̃a lalong tanyag na propesor sa buong mundo; subali't maya't maya'y napapailing na masama ang mukha, sapagka't sa mg̃a aklat na yaon ay wala na siyang makitang bagong bagay na hindi pa niya nalalaman. Sa wakas ay wala siyang napili kundi isang aklat na maliit at nababalatan ng̃ balat ng̃ hayop at sa ibabaw ng̃ takip na panglabas ay may isang krus na pilak. Ang aklat na ito'y hindi ukol sa karunung̃an kundi isang aklat na dasalan at kasangguni ng̃ mg̃a kaluluwang nagpapasan ng̃ malaking paghihirap at nagbabata ng̃ di maulatang pagtitiis at pagpapasakit sa buhay... Kinuha ng̃a ni Dr. Abrigny ang aklat na yaon at siyang tang̃ing dinala hanggang sa magbalik sa kuwarto ni Magdalena. Pagkatapos ay umupo siya sa ulunan ng̃ maysakit at binuklat at binasa ang hawak-hawak na aklat na may ganitong pamagat: *Imitacion de Cristo.*

Sa puso ni Dr. Abrigny ay wala nang nalálabing pagasa sa mg̃a tao tungkol sa mg̃a bagay na inihahanap niya ng̃ lunas. Tang̃ing sa Dios na lamang nalalagak ang kanyang panghuling pagasa at matibay na pananalig at lubos na pagtitiwala...

# XII

## (Sa Talaan ng mga Alaala ni Dr. Abrigny)

*Ika 22 ng Mayo—Gabi.*

NAGPASIMULA na ang mahigpit na paglalaban nğ Mediko at Kamatayan. Sa katawang unsiyami nğ aking anak ay sasariwain kong panibago ang mğa ugat nğ buhay. Kung tutulunğan ako nğ Dios ay umaasa akong siya'y aking maililigtas; nğuni't kung babayaan Niyang ang sariling lakas at talino ko lamang ang aking magamit, ay inaakala kong walangwala nang lunas na nalalabi sa aking anak, at sa ganito'y tuluyan na siyang mamámatáy.

¡Kahabaghabag na Magdalena!

Sa mğa sandaling ito ay hindi siya makatulog nğ mahimbing: lagi siyang balisa, at ang pangalan ni Amaury ang sa tuwituwi na'y binibigkas nğ kanyang mğa labi.

¡Oh, ako ang may kasalanan ng lahat!.. ¿Bakit ko ba napahintulutang siya'y magsayaw?... Datapwa't, aywan nğa ba... May palagay ako na kung mauulit ang kasayahang ginanap dito kagabi, kasayahang pinapagningning nğ isang sayawang walang katulad, ay di sasalang papayagan ko ring magsayaw si Magdalena sakaling ipakikiusap niya sa aking siya'y bayaan ko nang makibahagi nğ aliw sa mğa alagad nğ mapangakit na Diwata...

Kailanğang ang kaluluwa ni Magdalena ay siyang unang lapatan nğ lunas kaysa kanyang katawan, sapagka't ang pagkahapis at pagsisikip nğ loob na nababakas

sa kanyang malungkot na mukha at ipinahahayag nğ kanyang ligalig na gunamgunam, ay higit na kahambalhambal kaysa pagsisikip nğ kanyang paghinğa at pagsakit nğ kanyang dibdib. Ang biglang pagkawala kanina nğ kanyang malaytao ay hindi sanhi sa kahinaan nğ kanyang katawan kundi dahil sa lupit nğ panibughong ganap na nakapangyayari sa kanyang puso.

¡Panibugho nğa ang nagpahamak sa kanya!... ¡Ay, Dios ko! ¿Nagkakatotoo na kaya ang malaon nang ipinanğanğamba kong mangyari sa kanya?... ¡At sa kanyang pinsan, kay Antonia pa naman siya naninibugho!... ¡Kaawaawa naman si Antonia!... Sa palagay ko'y nahalata agad ni Antonia, gaya nğ aking pagkahalata, ang pagpaparatang sa kanya ni Magdalena, kaya't ang lahat nğ kanyang kilos ay pinagiinğatan at sa ibabaw nğ lahat ay pawang kabutihan at kagandahang loob din ang ipinakikita sa amin nğ mabait na pamangkin ko, at unang-una na kay Magdalenang naninibugho nğa sa kanya.

Si Amaury lamang ang tanğing hindi nakatatalos nğ mğa bagay na ito. Mandi'y wala siyang nakikitang ano pa man maliban na lamang sa kaawaawang ayos at anyo ni Magdalena.

Tukso ang nagudyok sa akin upang ipaalám ko kay Amaury ang nangyayari kay Magdalena. Nğayo'y nanğanğamba tuloy akong baka pakiramdaman niyang mabuti ang mğa kilos ni Antonia, at baka... pagkatapos ay mahikayat nğa siyang mahibo sa tukso... !Ah! ang mabuti'y huwag nang makaalam si Amaury nğ isang salita man lamang tungkol kay Magdalena at sa paninibugho nito.

¡Ay, ang anák ko!

.................................

Tila nagising si Magdalena. Kabibigkas lamang niya nğ ilang salitang malabo, kaya't hindi mawatasan. At muling inilapag sa unan ang ulo na pinasasakitang mabuti nğ karamdaman.

Hindi ako mapalagay; ako'y nababalisa at sisikdusikdo ang aking dibdib... Nais ko na tuloy gisiñgin siya agad... At ibig kong malaman kung ano na ang kalagayan niya ñgayon, kung siya'y mabutibuti na. Subali't ako'y pinipigil ñg pañgambang baka siya'y makita kong malubha kaysa dati... . Ang mabuti'y maghintayhintay ako, at samantala'y huwag akong matulog: bantayan ko siya, ako'y magpuyat...

¡Dios ko!... Kailan ma't magunita ko na si Amaury ang naging tuláy ñg ipinagkaganito ñg aking anák... ¡Ah, siyá ang papatay kay Magdalena!... Kung di nakilala ni Magdalena si Amaury, kaipala'y hindi magkakasakit ang anák ko at kung nagkasakit ma'y maaari pang makaligtas... Datapwa't, hindi... ¡Ah, hindi ñga!... Kung di man si Amaury ang kinahimalingan ñg loob ni Magdalena, ay mangyayaring sa ibang puso'y gayon din, sapagka't ganito ang iniaatas ñg isang panglahat at makapangyarihang tuntunin ñg Kalikasán. Ang mñga puso at gayón din ang mñga kaluluwa ay kapwa naghahanapán... ¡Sawingpalad yaong mñga taong ang kaluluwa at puso ay nakukulong sa isang katawang mahina at di maaaring makipaglaban!

¡Ah, hindi at hindi!... Iyang pagiisang dibdib na binabalangkas at pinaghahandaan, ay isang pañgarap na hindi mangyayari; isang panukalang walang kauuwian pagka't mabibigo... Ang anák ko, si Magdalena, ay magiging sawi sa bisa rin ñg kanyang sariling kaligayahan.

¿At di ba't siya'y nasa kanyang silid ñgayon na naghihiñgalo na halos dahil sa pagkatamasa niya ñg aliw at luwalhati sa loob ñg ilang sandali lamang?...

.................................

*
* *

*Ika 30 ng Mayo.*

Sa loob ñg walong araw na nagdaan ay walangwala akong naisulat sa aking *Aklat ng mga Alaala.*

Walong araw akong nabuhay sa laot ñg isang tuwi

na'y pananabik sa anumang pagbabagong mangyayari sa mg̃a tibok ng̃ kanyang puso at sa kahi't na munting pagiiba ng̃ kanyang pulso.

Walong araw na singkad na ako'y hindi nanaog ng̃ bahay, at ni hindi man lamang lumayo sa ulunan ng̃ hihigan ni Magdalena. At ang aking mg̃a maysakit ay pinabayaan ko nang lahat upang maiukol kong buungbuo ang aking panahon sa pagaalaga at paggamot sa aking anak.

Nitong mg̃a araw na kalilipas pa lamang ay makalawa akong ipinatawag ng̃ Hari at ipinasabing siya'y maysakit. Ganitó ang isinagot ko sa kanyang utusan:

—"Sabihin ninyo sa Hari na ang aking anak ay maysakit din at masama ang lagay: hindi ko maaaring iwan...

.................................

Salamat sa Dios at si Magdalena ay magalinggaling na ng̃ayon.

Sa kabutihang palad ang paglalâ ng̃ kanyang sakit ay tila napigil na sa mg̃a araw na ito. Ng̃ayon lamang ako nakahihinga ng̃ maluwagluwag.

Ako'y umaasa pa rin. ¿Hindi kaya mabibigo ang aking pananalig? Tang̃ing ang Dios lamang ang nakaaalam...

* * *

*Ika 5 ng̃ Hunio.*

Patuloy ang pagbuti ni Magdalena, at ito'y masasabing utang ko kay Amaury at kay Antonia.

Si Amaury ay nagpakilala na siya'y isang taong may matibay na loob upang magtiis alangalang sa babaing kanyang pinipintuho Kung tunay mang si Amaury ang pinagbuhatan ng̃ paglubha ng̃ aking anak ay marapat namang kilalanin ng̃ayon na ang panunumbalik ng̃ lakas ni Magdalena ay sa kanya rin dapat ipagpasalamat na unanguna. Ang kanyang buong panahon na maaaring gamitin sa pagaalaga kay Magdalena ay hindi ipinagkakait sa maydamdam: sa bisa ng̃ kanyang magiliw na pag-

libang sa maysakit ay inaasahan kong mapapadaling lalo ang paggaling nito. Sa palagay ko ba'y si Magdalena lamang ang buong napapalaman sa kanyang isip sa loob ng mga araw na lumipas.

May isang bagay akong napapansin kay Magdalena. Kailan ma't si Amaury at si Antonia'y kapwa nasa piling ko sa pagmamalas at pagtingin sa kanya ay kinahahalataan ko ng pagkabalisa: isa't isa ay kanyang sinusulyapan ng lihim at waring ibig matutop ang kung sakali'y makahulugang pagtitinginan ni Amaury at ng kanyang pinsan, pati ng mga kilos ng dalawa. Sa dahilang lagi kong hawak ang kanyang kamay, hindi napapansin ay nararamdaman ko ang madalas na pagtibok ng kanyang puso, alinsunod sa kalimitan ng kanyang pulso. At sa kanyang pulso ay nararamdaman ko ang silakbo ng panibughong nagsisikip sa buong katawan niya.

Kung ang isa lamang sa kanilang dalawa—si Antonia o si Amaury—ang lumalapit kay Magdalena,ay napapansin kong ang tibok ng dibdib ng maydamdam ay hindi nagbabago. At kung nagkakataong ang dalawa ay nagkakapanabay ng paglabas sa silid ng aking anak, ay ¡gaanong paghihirap kaya ng loob ang nararamdaman sa sarili ng aking kahabaghabag na bunso!

Hindi maaaring si Amaury ay palayuin ko, sapagka't siya'y totoong kailangan ng maysakit, gaya ng pangangailangan niya ng hangin.

At hindi rin maaaring si Antonia'y pagsabihan kong huwag na munang lalapit kay Magdalena, sapagka't ¿sa paanong paraan ko ito masasabi sa pamangkin kong walang kasalanan, na umalis siya rito sa bahay?

Datapwa't si Antonia, na nakahahalata na't nakahuhula ng mga sapantahang kinikimkim ko sa sarili, ay pumasok kahapon sa aking tanggapan at mangiyakngiyak na nagpahayag nitong sumusunod:

—Kung hindi ako nagkakamali ay tila sinabi ninyong minsan na kung sakali't si Magdalena'y gumaling na ng kaunti ay dadalhin ninyo siya sa inyong bahay-liwaliwan

sa *Ville d'Avray*. Sa pagkatingin ko'y mabuti na ngayon si Magdalena. Ang panahon ng tagaraw at kasariwaan ng lahat ay kasalukuyan nang pumapasok. Kung tayo po'y maninirahan doon ay kailangan, sa palagay ko, ang tingnan at alamin muna natin ang bahay na wala ngayong tao magbuhat pa noong taóng nagdaan; tangi sa rito'y kailangang ihanda rin nating mabuti ang kuwartong gagamitin ng aking pinsan. Kung ipahihintulot ninyo'y ipaubaya na sa akin ang paghahanda ng mga bagay na ito at ako na ang bahalang magaayos ng lahat.

Dahil sa pagkakahula ko sa kanyang iniibig na mangyari, sa pagmumungkahi niya ng bagay na ito, ay pinagpakuan ko siya ng titig sa simula pa lamang ng pagsasalita; kaya't namulá ang kanyang mukha at napatungó. Nang itaas na muli ang tingin, ay umiiyak at nananangis na napakupkop sa aking mga bisig at pahikbihikbing nagwika:

—¡Amain ko!... ¡Amain ko! Wala po akong kasalanan, hindi ako ang maysala, isinusumpa ko sa inyo. Si Amaury ay hindi po nagsasaloob ng ibang bagay sa akin, at ang totoo'y magbuhat nang magkasakit ni Magdalena, ay wala nang tanging panauhin ang kanyang pagiisip kundi ang pinsan kong maysakit at nakalilimot na tuloy halos pati sa kanyang sarili. Hindi ko malaman kung bakit naninibugho sa akin si Magdalena... ¡Kaawaawang pinsan ko!... Labis na rin ninyong nalalaman, amain ko, ang nangyayari. Ang kanyang panibugho ay isang damdaming nakikilala sa kanyang tinging nagliliyab, sa kanyang boses na nanginginig, at sa kanyang mga kilos na pabalangbaláng. Alam na ninyo, kung gayon, na ako'y nararapat nang umalis; at ang bagay na ito'y hindi na kaila sa inyo, nguni't dahil sa inyong kabutihan ay kung kaya't hindi man lamang ipinahihiwatig sa akin.

Sa malaking awa ay niyakap ko siya ng buong higpit at hinagkan ko sa noo.

Pagkalipas ng ilang sandali ay nasok kaming dalawa ni Antonia sa silid ni Magdalena na dinatnan naming

balisa at magulo na naman ang pagiisip.

Nahulaan ko agad ang sanhi ng ipinagkakagayon ng aking anak.

May kalahating oras nang nakaaalis si Amaury at di sasalang inaakala ni Magdalena na ang kanyang irog ay kausapusap sa mga sandaling yaon ni Antonia.

Ako'y lumapit sa kanya at marahan kong sinabi:

—Anak ko, yayamang ikaw ay mabutibuti na ngayon at sa pagaakala kong maaari na tayong lumipat sa bukid sa loob ng labinglimang araw, ay kung kaya't nagkusa ang pinsan mong siya'y magpaunang pumaroon upang maihanda na ang mga kailangan mo at maigayak ang lahat ng gagamitin natin sa bahay na bakasyunan...

—¿Ano po ang sabi ninyo, Tatay?—ang sambot ni Magdalena.—¿Na si Antonia ay paroroon' sa *Ville d' Avray*?

—Siyanga, Magdalena—ang itinugon ng pinsang tinukoy.—Ngayo'y mabuti ka nang di hamak kaysa dati, gaya ng kasasabi pa lamang ng ama mo; ang utusan mong babae, si Aling Braun at si Amaury, ay sapat nang makapagalaga at makatingin sa iyo habang ikaw ay naruroon, kung kaya't naiisip kong magpauna na upang maihanda ko't maisaayos ang iyong silid na gagamitin at mapagyaman ang iyong mga bulaklak at ang iyong mga halamang aalagaan ko; anupa't ngayon pa'y ilalagay ko na ang lahat sa ayos, at nang sa pagdating mo sa *Ville-d' Avray* ay matama sa iyong kalooban ang madlang daratnan mo, na inaasahan ko namang hindi malilihis sa iyong kaibigán.

—¿At kailan ang alis mo?—ang tanong na pausisa ni Magdalena at hindi naikubli ang pagtahip ng dibdib.

—Hindi na matatagalan. Nagpautos na kami upang isingkaw ang kabayo.

Aywan kung udyok ng pagsisisi, o ng pagkilala ng utang na loob at pasasalamat, o ng dalawang damdaming ito kapwa, ay inilahad ang kanyang mga bisig at

niyapos ng̃ buong higpit si Antonia: ang magpinsan ay nagyakapan ng̃ buong puso. At nanatili ang dalawa sa ganitong ayos hanggang tila narinig kong sinabi ng̃ aking anak kay Antonia ang sumusunod:

—¡Patawarin mo ako!...

Pagkatapos ay parang tinipong lahat ni Magdalena ang kanyang lakas bago nagpahayag:

—¿Hindi mo na ba hihintin si Amaury?—anya— ¿Aalis ka ba nang di muna magpapaalam sa kanya?

—¿Magpaalam? ¿Ano pa ang kailang̃an yamang tayo'y magkikitakita ring muli sa loob ng̃ dalawa o tatlong linggo? Ikaw na ang bahalang magsabi sa kanya ng̃ pagkaalis ko, at lalo niyang mamabutihin ang gayon.

At pagkasabi nito ay tuluytuloy nang lumabas si Antonia sa silid ng̃ kanyang pinsan.

Hindi natagala't narinig namin ang ugong na nilikha ng̃ sasakyang maghahatid kay Antonia sa kanyang paruroonan; at makasandali pa rin ay ibinalita na sa amin ni Jose na lumakad na ng̃a ang kaawaawang pamangkin ko.

Napansin ko ang biglangbiglang pagbabago ng̃ pulso ni Magdalena, na hawakhawak ko nang mg̃a sandaling yaon, pagkarinig sa ibinalita ni Jose na umalis na ang kanyang pinsan.

Sapagka't inaasahan kong magbabalik agad si Amaury, ay ipinagutos kong buksan na ang pinto upang sa pagdating niya'y huwag mabigla ang maysakit. Nang dumating si Amaury at nasok sa kuwarto ng̃ maydamdam ay ipinakiusap ko sa kanyang sa harap ni Magdalena siya umupo upang sa pagkagising nito o pagdilat kaya'y makita siya karakaraka.

.....................................

Magbuhat sa mg̃a sandaling ito ay lalong nagtitibay ang aking pagasa at paniwala na patuloy sa paggaling ang aking anak.

* * *

*Ika 9 ng Hunio.*

Patuloy ang paglakas ni Magdalena.

¡Salamat, maraming salamat sa iyo, Dios ko!...

* * *

*Ika 10 ng Hunio.*

Ang buhay at kaligtasan ng̃ aking anak ay nasa kamay ng̃ayon ni Amaury. Kung sasangayunan nito ang aking pakiusap ay makatatawid si Magdalena...

## XIII

HINDI nagkakamali si Dr. Abrigny sa pagsasabing mabutibuti na ngayon ang kanyang anak na maysakit. Salamat sa pagiingat na pinuhunan ng ama at ng karunungang ginamit ng mediko, ay nangyari ang himala: ang pagwawagi ng Karunungan sa ibabaw ng Kamatayan.

Subali't gayon ma'y nananaig pa rin sa panimdim ng Doktor ang malabis na pagmamahalan ni Amaury at ni Magdalena, kung kaya't sa kanyang tala sa araw-araw ay inilagay niyang nasa kamay ni Amaury ang ganap na kaligtasan ng kanyang anak.

Pagkaraan ng ilang araw ay nagpasabi si Dr. Abrigny kay Amaury, na hangad noong magkausap sila nitong huli. Pagkatanggap naman ni Amaury ng pasabi ng kanyang naging Tutor, ay nagsadya agad sa tanggapan ni Dr. Abrigny.

Ang ama ni Magdalena na nakaupo sa tabi ng painitan, na ang ulo'y sapupo ng dalawang palad, ay napapalaot noon sa isang malawak na pagbubulaybulay, kaya't hindi man lamang narinig ang mga yabag ng paa ni Amaury at hindi napansin ang paglapit nito, kundi nang magsalita na lamang at itanong sa dinatnan ang sumusunod:

—¿Ano po ang nangyayari?.. ¿Bakit ninyo ako ipinatawag?... ¿Nabinat po ba si Magdalena?....

—Hindi, anak ko, hindi—ang maraha't may hapis na sagot ng Doktor.—Minarapat kong ikaw ay kausa-

pin sapagka't mabuti na ngayon ang kalagayan ni Magdalena. Umupo ka, Amaury, at maguusap tayo ng tungkol sa ilang mahalagang bagay.

Umupo si Amaury nang hindi na tumutol ni sumagot man lamang sa sinabi ng manggagamot; subali't ang puso'y ginigiyagis ng pagkabalisa palibhasa'y nanibago siya sa tinig ni Dr. Abrigny na naghihiwatig na talagang makabuluhang bagay nga marahil ang paguusapan nilang dalawa.

Hinawakan ng Doktor ang kamay ng binata at dito'y nakatitig na nagsalita ng sumusunod:

—Amaury, pakinggan mong mabuti ang sasabihin ko: ikaw at ako, tayong dalawa, sa maliwanag na sabi, ay katulad ng dalawang sundalong magkapiling na nakipagbaka sa larangan ng paghahamok; nakikilala mo ako at ikaw nama'y nakikilala ko rin, anupa't nagkakakilalanan tayong dalawa; alam natin kapwa ang tapang at lakas ng loob ng bawa't isa sa atin, at dahil dito'y inaakala kong maaari tayong magusap ng buong katapatang loob at hubad sa munti mang pagbabalat-kayo at pagpapakunwari...

—¡Ay!—ang pahimutok na tugon ng binata.—Sa kasawiang palad ko, dito sa mahigpit na pagbabakang kinasuungan natin, pagbabakang sa inyo iniaasa ang tagumpay, ay hindi ako napakinabangang gaano; ipinalalagay kong hindi ako nakatulong na mabuti sa inyo... Subali't, kung tunay na ang isang marubdob na pagibig at taimtim na pagdalangi'y nagiging marapat sa Dios upang makatulong sa karunungan ng tao, sa paglunas sa isang sakit, ay maaari ko ring masabi, kung gayon, na ako'y may naitulong din sa paggaling ni Magdalena sa mga araw na ito.

—Siyang totoo, Amaury, at labis kong alam ang mga bagay na iyan, kung kaya nama't ngayo'y umaasa akong alangalang sa dalisay at walang hanggang pagibig mo sa kanya, ay magtitiis kang tumalima at magbigay loob sa isang pagpapakasakit na hihingin ko sa iyo...

Sabihin na po ninyo, at asahang ako'y nahahandang gumalang at umalinsunod sa lahat ng̃ inyong ipaguutos, matang̃i lamang ang ipagbawal sa akin na ako'y maging kaisang palad ni Magdalena.

—Huwag kang mang̃amba, anak ko. Si Magdalena ay talagang iyongiyo lamang, sarilingsarili mo lamang, o sa lalong malinaw na sabi, ay hindi siya mapapasakamay ng̃ ibang lalaki...

—Ng̃uni't, ¿ano po ba ang ibig ninyong sabihin?—ang sunggab na nananabik ni Amaury.

—Narito, makinig kang mabuti. Ang mg̃a salitang ipahahayag ko ng̃ayon ay ituring mong nagmumula sa dibdib ng̃ isang mediko at di sa isang amáng nagkikimkim ng̃ pagdaramdam. Ipinang̃amba ko na at siyang naging panimdim tuwi na ng̃ aking puso ang buhay ng̃ aking anak magbuhat noong kaunaunahang araw na siya'y sumilang sa maliwanag; ng̃uni't sa hinabahaba ng̃ panahon na kanya nang nalalakaran ay makalawa pa lamang na ako'y nabalisang lubha dahil sa kanya at tungkol sa kanya: ang una ay noong magpahayag ka ng̃ pagibig, at ang pang̃alawa ay...

—Huwag na po ninyong ipaalala sa akin, itong huli, ama ko,—ang sambot ni Amaury.—¡Makailan at ilang gabi ang nagdaan na samantalang kayo'y naglalamay sa tabi ng̃ maydamdam at ako nama'y nananang̃is sa loob ng̃ aking silid, ay nagbang̃on sa aking gunita ang mapait na alaalang iyan na pumipilit sa akin na ako'y mahapis at kumilala ng̃ pagkakasala at magsisi sa kasalanang nagawa... Ng̃uni't sa isang dako'y sapilitang ako'y patatawarin ninyo, sapagka't ang nangyayari sa akin, kung ako'y nasa tabi ni Magdalena, ay nawawala ang aking pagiisip, nalílimutan ko ang lahat, palibhasa'y ang pagibig na naghahari sa aking puso ay isang damdaming hindi maaaring pantayan ng̃ ibang damdamin ng̃ tao.

—Lubos kitang pinatatawad, anak ko, sapagka't kung hindi mo siya iniibig ay hindi ka ng̃a magkakaganyan. ¿Nakita mo na?... Naririyan ang pagkakaiba ng̃ iyong pagibig

kay Magdalena at ng̃ pagibig ko sa kanya. Samantalang nakikita o nahuhulaan ko ang mg̃a kasawiang darating sa kanya sa hinaharap, ay nalilimutan mo naman ang mg̃a kakapusang palad na nagdaan sa kanyang buhay... Dahil dito'y kung kaya't ipinalalagay ko't inaakalang marapat at kailang̃an ang ikaw ay lumayo muna sa kanya, hindi naman sa habang panahon kundi, sa loob lamang ng̃ mg̃a ilang buwan o linggo. Kailang̃an ng̃ang bawiin, o ilayo mo muna sa kanya ang iyong pagibig na bulág at mapagimbot, upang masarili ng̃ kanyang amáng médiko ang lubusang pagpapagaling sa kanyang sakít na dinaramdam at sa kanya'y nagpapahirap ng̃ gayon na lamang.

—¿Ano po ang sabi ninyo? ¿Na, lumayo ako kay Magdalena? ¡Ah, iginagalang kong Tutor! Hinihing̃an po ninyo ako ng̃ isang bagay na hindi ko magagawa at hindi mañgyayari...

—Inuulit ko, Amaury, na hindi naman panghabang panahon na ang inyong ipaglalayo ni Magdalena, kundi sa loob ng̃ ilang buwan, o linggo lamang.

—Datapwa't hindi ninyo dapat malimutang ako'y iniibig ni Magdalena ng̃ taimtim sa kanyang puso, gaya rin naman ng̃ pagibig ko sa kanya... ¿Hindi ba ninyo ipaninimdim at ikababalisa ang mangyayaring lalo nang makasasamâ kay Magdalena ang di namin pagkikitang dalawa?

—Hindi, sapagka't siya'y maghihintay sa iyong pagbalik at aasa sa ipagkikita ninyong muli. Para sa mg̃a sugat ng̃ kaluluwa ay wala nang pinakamabuting lunas kundi ang isang maalab at taimtim na pagasa...

—Ng̃uni't ¿saan po ako paruroon? ¿At ano ang dadahilanin ko?

—Kung tungkol sa dadahilanin ay huwag kang magalala, sapagka't hindi na kailang̃ang magdahilan ka pa, yamang may isang matibay na matwid kang panghahawakan upang ikaw ay maglakbay. Nalakad kong ikaw ay magkaroon ng̃ isang marang̃al at mataas na tungkuling nararapat mong gampanan sa harap ng̃ Pamahalaan sa Nápoles, at

ito ang maipananagot mo't magagamit rating paliwanag sa kanino mang magtatanong kung bakit ka umalis. Sa ganito'y wala ka nang aalalahanin sa mğa maling hinala nğ tao tungkol sa iyong biglangbiglang paglalakbay. Ang pagparoon mo sa Italia ay makatutulong nğ malaki upang makaragdag sa iyong nalalaman hinggil sa pamahalaang bayan. Kung sakali't tumutol o dumaing ang aking anak, bagay na inaasahan kong mangyayari, ay pagpapayuhan kong huwag siyang mabalisa at malumbay; sasabihin ko na ikaw ay sasalubungin namin sa iyong pagbalik, at hindi na aabutin pa nğ tatlong buwan, kundi nğ mğa anim na linggo na lamang, ang inyong ipagkakalayo...

—¿Siyanğa po ba?—ang sambot ni Amaury.—¿ganito nğa ba ang inyong gagawin?

—Oo, anak ko; at makikita mo rin. Ang singaw nğ lupa at ang simoy nğ hanğin sa Italia ay bagay na bagay kay Magdalena, lalunglalo na ang magandang lanğit nğ lupaing yaon. Siya'y dadalhin ko sa Nisa, sapagka't ang paglalakbay doon ay hindi gaanong mahal at di lubhang mahirap; at mula sa Nisa ay maglalayag kaming paitaas sa ilog nğ Sena at magtutuloy pagkatapos sa kanal nğ Briare. Magbuhat naman dito ay bababâ kami hanggang sa Saona at Ródano. Pagdating namin doon ay susulatan kita upang malaman mo kung nararapat kang magbalik agad o magparaan muna nğ mğa ilang araw, o linggo kaya; at ito'y maaalinsunod sa magiging kalagayan ni Magdalena... Pakatandaan mo sanang mabuti, Amaury, itong sasabihin ko nğayon: Makalawa ko nang nailigtas si Magdalena sa malalaking panğanib; sa panğatlo ay nanğanğamba akong wala nang lunas na magamit upang siya'y makatawid sa malupit na karamdaman. Ang panğatlong panğanib nğ kanyang buhay ay tatanggapin niya na kasabay ang iyong pagdating, sakaling magbabalik ka nang wala sa panahon, o di naaalinsunod sa mğa tagubiling bigay ko sa iyo.

—¡Ah!... ¡Anong hirap na kalagayan ang kaduroonan

ko, makapangyarihang Dios!—ang pahimutok na nasabi ng̃ binata.

—At iyan ng̃a ang hinihing̃i kong gawin mo, Amaury —ang sagot ng̃ Doktor;—huwag nang alangalang sa iyo ni sa akin, kundi alangalang sa kabutihan at ikatatawid ni Magdalena. Hinihing̃i ko sa iyong ako'y tulung̃an mo sa pagliligtas sa buhay ng̃ aking anak, at inaasahan ko namang ako'y pauunlakan mo, kailan ma't gugunitaing makalilibong mabuti ang magkahiwalay na lamang muna kayo ni Magdalena ng̃ mg̃a ilang buwan kaysa tuluyan nang magkalayo sa habang panahon, sakaling dahil sa muling pagkabinat ay mamamatay na ng̃a siya...

—¡Anong lunas Dios ko!... Datapwa't gagawin ko po, susundin ko po, ama ko, ang lahat na inyong ibig na mangyari.

—Sadya namang ganyan ang inaasahan at hinihintay kong gagawin mo, Amaury, at maging higit man sakali sa pagpapakasakit na iyan ay marapat mong pagtiisan, alangalang kay Magdalena, kung talaga rin lamang na siya'y iniibig at minamahal mo ng̃ taimtim sa iyong kaluluwa... ¡Salamat, Amaury, salamat!—ang pabulalas na nawika ng̃ Doktor na tigib ang puso ng̃ malaking galak, at may kasabay na ng̃iti na siyang kaunaunahang sumung̃aw sa kanyang mg̃a labi sa loob ng̃ labinglimang araw na lumipas. Bilang gantingpala sa gagawin mong pagtitiis at pagpapakahirap at sa pang̃akong binitiwan mo sa akin, alangalang kay Magdalena, ay ng̃ayon ko pa lamang maaaring sabihin ang ganito: "Tayo'y umasa at maghintay..."

* *
*

Isang araw at nang tahas nang isinaloob ni Dr. Abrigny na hindi na mangyayaring mabinat ang maysakit, ay pinasimulan na niya ang pagpanaog at pagalis-sa bahay upang maipagpatuloy ang kanyang panunupad sa mg̃a dati niyang tungkulin at maharap na panibago ang mg̃a gawaing pinagkakaabalahan nang mg̃a nakalipas na araw.

Talastas niyang kailang̃an ang siya'y magsadya sa

palasio upang maipaliwanag na mabuti sa Hari ang sanhi ng̃ nagawa niyang pagkukulang dito nang hindi naman sinadya; at talagang kailang̃an ang siya'y pumaroon sa palasio upang makipagkita sa Ministro na nakaaalam at naghahawak ng̃ mg̃a kapakanan ng̃ Pransia sa labas ng̃ bansa, at maipaalala sa nasabing Ministro ang pang̃ako sa kanyang si Amaury ay pagkakalooban ng̃ isang mataas na tungkuling pagka-Sugo ng̃ Pransia sa pamahalaan ng̃ Italia.

Inaakala ni Dr. Abrigny na kung kanyang iibigin ay labis niyang masabi sa Hari na siya ang nagkasaakit, palibhasa'y sa loob ng̃ labinglimang araw na lumipas ay masasabing tumanda siya ng̃ labinglimang taon, at bagama't hindi pa lumalagpas sa limangpu't limang taón ang kanyang gulang ay naging puti na halos ang lahat ng̃ kanyang buhok.

Nang sila'y magbalik sa kanilang bahay ay kimkim ang matibay na paniniwala na sa ano mang araw na kanyang iibigin ay makukuha niya ang sulat na kailang̃ang taglayin ni Amaury sa pagparoon sa Italia.

Sa pintuan ay nasalubong ni Dr. Abrigny si Felipe Aubray.

Magbuhat noong gabing maidaos ang maningning na sayawan sa palasio ng̃ Doktor, ay nagsasadya arawaraw si Felipe sa bahay ni Magdalena, at minsan ma'y hindi na nagkulang, upang makibalita sa kalagayan ng̃ maysakit. Si Antonia ang madalas makatanggap sa kanya at si Jose naman ang sumasagot sa kanyang mg̃a tanong at paguusisa. Niyari sa sarili ni Felipe na anumang tungkol kay Amaury ay hindi siya magtatanong sa loob ng̃ tahanan ni Dr. Abrigny, sapagka't ayon sa kanyang paniwala at alinsunod sa mg̃a nangyayari, ay iniaatas ng̃ kanyang pagkalalaki ang si Amaury ay pagpakitaan niya ng̃ masamang mukhâ. Sa kabilang dako ay hindi na rin naman siya pinapansin ni Amaury, sapagka't hindi na siya naaalala at ibinibilang pang gaya ng̃ dati'y matalik na kaibigan.

Pagkatapos na makapagbatian ang Doktor at si Felipe at makapagpasalamat yaon dito alangalang sa pagdalaw-dalaw niya sa maysakit, ay tuluytuloy nang nasok ang médiko sa silid ni Magdalena.

Noo'y nañgañgalahati na ang buwan ng̃ Hunio. Isang araw na karapatdapat iukol sa pakikipagpaalam sa panahon ng̃ Kasariwaan pagka't ito'y malapit nang halinhan ng̃ panahon ng̃ Taginit.

Sapagka't ang mg̃a oras na yaon ay siyang pinaka-mainit sa buong maghapon at hindi na makasasamâ kay Magdalena ang simoy ng̃ hang̃in at sing̃aw ng̃ lupa sa labas ng̃ bahay, ay minarapat ng̃ médiko na buksan ang silid ni Magdalena, na sapul nang ito'y máhigâ ay noon lamang unaunang nabuksan ng̃ puspusan.

Ang maysakit na nagpapalakas na lamang ay naka-upo noon sa gilid ng̃ kanyang hihigan at sa mukha'y nababadha ang marubdob na nais na makasanghap ng̃ sariwang hang̃in at makasamyo ng̃ matamis na bang̃o ng̃ mg̃a bulaklak.

—¡Tatay!—ang natutuwang sabi ni Magdalena—¡Kay luwagluwag ng̃ayon ng̃ aking paghing̃a; damdam ko ba'y nagbabalik ang aking buhay at nananariwa ang aking katawan dahil sa pagsanghap ko ng̃ayon ng̃ dalisay na hang̃in...

Nang mg̃a sandaling yao'y nasasabugan ng̃ mg̃a sa-riwa't mababang̃ong bulaklak ang hihigan ni Magdalena, mg̃a bulaklak na si Amaury ang nagtiyagang namupol at naglagay sa silid ng̃ kanyang irog.

—At ng̃ayo'y ipagtapat ninyo sa akin, ama ko: Kung sakali po ba't ako'y makaramdam ng̃ pang̃ang̃apos ng̃ hining̃a dahil sa kakulang̃an ko ng̃ hang̃ing masasanghap at ng̃ bang̃o ng̃ mg̃a bulaklak, ¿ay hindi ba ninyo mai-sasauli ang aking buhay, sa pamamagitan ng̃ pagsasabog sa buong paligidligid ng̃ silid ko, ng̃ mg̃a bulaklak na na-ririto ng̃ayon?

—¡Aba, oo, Magdalena! Iya'y madaling gawin—ang kapagdaka'y masayáng isinagot ng̃ Doktor.—Huwag kang

magalaala, anak ko. Alamin mong ikaw ay paruroon sa isang bayan na kailan ma'y hindi natutuyo at nalalanta ang mga bulaklak at hindi namamatay ang mg̃a dalaga, at ikaw ay doon magtitira, mamumuhay ka roon sa gitna at sa piling ng̃ lalong mababango't magagandang rosas, tulad ng̃ isang ibon, o ng̃ isang paruparo...

—¿At saan ninyo ako dadalhin, Tatay? ¿Sa Nápoles?..

—Hindi sa Nápoles, anak ko, sapagka't ang siudad na ito'y totoong malayo upang marating natin kaagadagad nang di muna titigil o magpapahing̃a sa mg̃a bayang madaraanan natin. At bukod dito'y hindi nababagay sa iyo ang hihip ng̃ *sirocco* na nakauunsiyami sa mg̃a bulaklak, at makasasama pa rin sa iyo ang abóng pinungpino na isasaboy ng̃ bulkang Besubio, na nakasusunog sa bagà ng̃ mg̃a dalagang may maselang na katawan. Hindi na tayo magtutuloy sa Nápoles... Hanggang sa Nisa na lamang muna tayo.

Inihintong ilang sandali ni Dr. Abrigny ang pagsasalita at tiningnan ang mukha ng̃ kanyang anak sa hang̃ad na malaman kung ano ang magiging pasya sa kanyang mg̃a sinabi, ng̃uni't si Magdalena'y walang isinagot kundi:

—¿At pagkatapos?...

Hindi nagbabago ang pagkatung̃o ni Amaury, at parang pinagiisipisip ang sinasabi't binabalak gawin ni Magdalena.

—Pagkatapos—ang sagot ng̃ médiko—ay ipagpapatuloy ni Amaury ang kanyang paglalakbay hanggang sa Nápoles.

—¿Paano po ang mangyayari? ¿iiwan ba tayo ni Amaury?—ang natatakang usisa ng̃ dalaga.

—Hindi, anak ko, hindi nang̃ang̃ahulugang tayo'y iiwan niya—ang kapagdaka'y isinagot ng̃ Doktor.

At maing̃at at malumanay na iniulat kay Magdalena ang kanyang panukala, na dili iba't ang pagparoon nila sa Nisa at dito nila hihintin ang pagbabalik ni Amaury na manggagaling sa Napoles.

Nakatunĝong pinakinggan nĝ maysakit ang mĝa ipinahayag nĝ kanyang ama at waring pinagiisip na mabuti kung marapat o hindi marapat sangayunan niya ang mungkahi nĝ Doktor, at parang tinitimbang ang halaga nĝ gayong panukala. Pagkaraan nĝ ilang sandali'y nagtanong:

—¿Makakasama po ba natin si Antonia?

—Kung sa bagay—ang sagot nĝ ama,—ay lubos kong dinaramdam ang kayong dalawa nĝ pinsan mo'y magkalayo; nĝuni't matataya mo nang totoong kailanĝan ko ang isang taong mapaghahabilinan at mapagkakatiwalaan nĝ ating bahay sa Paris at sa *Ville-d' Avray*. Dahil sa bagay na ito'y kung kaya't mapipilitan akong huwag na nating ipagsama sa panĝinĝibang bayan si Antonia.

Sa mĝa mata ni Magdalena ay kumislap ang malaking tuwa na nagsisikip sa kanyang puso, pagkarinig sa sinabing ito nĝ kanyang ama. Lubos na ikatatahimik nĝ kanyang kalooban ang kung si Amaury ay mapalayo na nĝa sa mĝa mata nĝ kanyang pinsan.

—¿At kailan po ang lakad natin?—ang kapagkuwa'y itinanong ni Magdalenang mandi'y ginigiyagis na nĝ pananabik sa pagkatuloy nĝ kanilang lakad.

Nang marinig ni Amaury ang tanong na ito, ay nagtaás nĝ tinĝin at pinagmasdang mabuti ang mukha nĝ kanyang irog, na sa puso'y pinaghaharian nĝ di masusukat na panggigilalas.

—Nasa iyo, anak ko, ang araw nĝ ating paglakad—ang sagot nĝ Doktor;—kapagkarakang makita kong makatatagal ka na sa paglalakbay at kung mayroon kang sapat na lakas na maipakikilaban sa mĝa hirap na karaniwang nangyayari sa isang nanĝinĝibang bayan, ay lalakad na tayo. Samantala'y susubukin ko ang lakas mo sa pamamagitan nĝ paglilibutlibot sa ating halaman, sa tulong nĝ pagalalay ko sa iyo o kaya'y sa pagakay ni Amaury.

—¡Ah!... Kung gayo'y wala kayong dapat alalahanin

sa akin, ama ko. Gagawin ko ang lahat ng̃ inyong iuutos tungkol sa pagsubok sa lakas ng̃ aking katawan, at sa ganito'y umaasa akong sa loob ng̃ ilang araw lamang ay makapaglalakbay na tayo sa Italia...

**KATAPUSAN NG UNANG BAHAGI**

**PAUNAWA:**

Ang pang̃alawang bahagi o wakas ng̃ nobelang ito ay ginagawa na rin sa limbagan at pagsisikapang matapos sa lalong madaling panahon.

ANG NAGPALIMBAG.

DALAWA PANG BAGONG AKLAT NI G. CHANCO

# "MISS WILSON"

O

"LANDAS NG PAGGILIW"

Hañgo sa mğa tunay na pangyayari sa bantog at kaakit-akit na siudad ng New York, Estados Unidos.

Ang mğa unang kabanata ng magandang nobelang ito ay inilathala ng pahayagang *Ang Mithi*, at ayon sa mğa patunay sa amin ng maraming nakatungbay ay kanilang "naibigan at pinananabikang matapos"...

Kasalukuyan nang nililimbag at sisikapin naming maihandog sa lalong madaling panahon sa Bayang Mangbabasa.

# "BABAING BAYANI"

O

"ANG DAKILANG DIGMA"

Naglalarawan ng isang matalino't marangal na dalagang tubo sa Alsasia-Lorena, na sumuong sa lalong malalaking panganib at nagtiis ng di kakaunting hirap upang makatulong sa ganap na pagkaligtas ng kanyang Tinubuang Lupa at ng Dakilang Pransia, sa "matatalim na kukó ng mğa ganid na aleman" o ng mğa "halimaw na kampon ng masakim at kasumpa-sumpang Kaiser."

Nang ilathala ng *Lingguhang Pangbansa* (dahong tagalog ng *National Weekly*) ang mğa pangunang kabanata ng akdang ito na matatawag na isang munting "Nobela ng Sangkatauhan," ay nagsabi ang naturang *Lingguhan*, nitong sumusunod: "Hindi mapagaalinlanganang ang kadalubhasaan, ang katiyagaaan at ang kasanayan sa panunulat, ang siya lamang makapagbubuo ng nobelang ito ng sangdaigdig."

Ipalilimbag na sa loob ng madaling panahon.

# Ilang Mali sa Pagkalimbag

| Mukha | Talata | Nababasa | Dapat basahin. |
|---|---|---|---|
| 5 | 16-17 | kan-mğa ugat | kanyang mğa ugat |
| 15 | 29 | pagpa atahip | pagpapatahip |
| 16 | 33 | magbba-igaygalang | magbigay-galang |
| 16 | 34 | gama't | bagama't |
| 20 | 34 | pagpapala ay | pagpapalagay |
| 24 | 11 | akins | aking |
| 24 | 31 | aly | ay |
| 24 | 34 | kyang | kayang |
| 28 | 25-26 | ñguni't mahinang | ñguni't may mahinang |
| 28 | 36 | bagay | baga'y |
| 39 | 20 | tanggi | tañgi |
| 39 | 23-24 | minama kong | minamahal kong |
| 41 | 17 | pahil | dahil |
| 49 | 13 | sagot | tanong |
| 56 | 35 | A bukod . | At bukod |
| 63 | 7 | si Antonia | ni Antonia |
| 68 | 3 | masaya ang panim | masayá ang panimdim. |
| 71 | 18 | San Alselmo | San Anselmo |
| 71 | 21 | pakabigo | pagkabigo |
| 71 | 23 | nabaksak | nabagsak |
| 75 | 2 | nahahantong | mahahantong |
| 84 | 29 | wana | wala |
| 84 | 29-30 | natanawan ang big-lang | natanawan ko ang big-lang |
| 85 | 35 | itngin | tingin |
| 91 | 4 | aking | akin, |
| 93 | 12 | akia | akin |
| 96 | 26 | mahalag ng | mahalagang |
| 99 | 1 | waiay | walay |
| 100 | 25 | pagmasid | pangmasid |
| 108 | 16 | natin? | natin, |
| 108 | 18 | ibi | ibig |
| 111 | 35 | ipiñgañgamba | ipinañgañgamba |
| 127 | 34-35 | magka-kasi'y | magkasi'y |
| 143 | 9 | buntunghiñgang | buntunghiniñgang |
| 151 | 21 | ikaw | kayo |

